29
Tagalog

# KITAB AL TAWHID

## Shaykh Muhammad Ibn 'Abd al Wahhab








The Cooperative Office for Call & Guidance at Al-Olaya, Sulaimaniah & North Riyadh
Under the Supervision of Ministry of Islamic Affairs and Endowment and Call and Guidance
Tel.: 4704466 / 4705222 - Fax 4705094 - P.O. Box: 87913 Riyadh 11652
مطبعة النرجس- ت: ٢٣١٦٦٥٣ ف: ٢٣١٦٨٦٦

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

SA NGALAN NI ALLAH,
ANG MAAWAIN,
ANG MAPAGKAWANGGAWA

## ACKNOWLEDGMENT

The Islamic Ommah of the Philippines Association (IOPA) wishes to thank the Secretary General of the Rabitat 'Ul Alam Al-Islamia, His Eminence, Dr. Abdullah Omar Nasseef and all those who in one way or another were directly or indirectly involved in the funding of the printing of the Pilipino translation of Kitab Al Tawhid. May the Almighty Allah (SWA) shower them with His blessings.

## MGA NILALAMAN

## PANIMULA

Ang munting aklat na ito na sumusunod sa mga salitang ito ay pangunang layon ng isang malaking kilusan. Ang kilusan ay nagsimula sa buhay ng may-akda ng aklat, si Muhammad ibn 'Abd al Wahhab (isinilang sa 'Uyaynah noong 1115 AH/1703 AC at namatay sa Da'iyyah noong 1206 AH/1792 AC), at lumaganap na parang apoy noong huling siglo sa buong Bayang Muslim. Halos lahat ng sulok ay naapektuhan, subalit ang kilusan ay nagkaroon ng iba't ibang pangalan at anyo sa iba't ibang panig ng Bayang Muslim. Subalit sa lahat ng dako, ito ay mala-tradisyon, dili iba't nauukol sa kilusang Islamiko ng Propeta *(-salla Allahu 'alayhi wa sallam-)* at ng kanyang mga kasama *(-'alayhim al salam ajma'in-)* sa unang siglo ng Hijrah (622-719 AC); sa lahat ng dako ito ay mapanumbalik, dili iba't naglalayong muling mapairal sa damdamin at buhay ng mga Muslim ang mga pagpapahalaga, pagtatangi at tagubilin ng Banal na Koran at ng pinatunayang *(sunnah)* ng Propeta.

Sumilang ang kilusan dala ng pagkaunawa na ang mga Muslim ay napakatagal nang humihina, na sila ay napantayan at nalampasan ng kanilang mga kaaway sa kapangyarihan, at sila ay naging mga layon, sa halip na paksa, ng kasaysayan. Sinuri ng kilusan ang suli-

raning ito na di maiiwasang bunga ng kaluwagan o kapabayaan ng Muslim sa pagtupad sa mga unang utos ng pananampalatayang Islamiko. Ang pagsampalataya ng sambayanang Muslim, gayundin ang kanilang kamalayang panrelihiyon, ay napasok ng mga paniniwala at gawaing*(Sufi)*na nakapagpabaya sa*(Tawhid)*. Ipinasiya ng kilusang pagbabago na hindi magagawa ang pagpapanumbalik sa takbo ng kasaysayan kung walang pagbabago sa laganap na pananampalataya ng Muslim.

Hindi nababago ang mismong suliranin ni ang pagsusuri dito. Nasaksihan ng Bayang Muslim ang lumipas na panahon ng panghihina, bago ito sumulong sa pamumunong bahagi ng Europa noong ika-10 AH/ika-16 AC siglo. Bago noon, ito ay napilitang umalis sa Espanya at ang lupain nito ay sinalakay ng mga Krusado. Ito ay dumanas ng sunud-sunod na pananalakay ng mga Mongol at Tatar mula sa Gitnang Asya; at sa huli ay nasaksihan ng daigdig ang isa pinakamalaking pananalakay na ginawa ni Genghis Khan at ng anak nito na si Hulagu, na nagwasak sa maraming lungsod, pinatay ang angaw-angaw na tao at sinunog ang maraming bayan. Buhat sa mga guhong ito ay sumilay ang tinig ng isang dakilang gurong Islamiko, si Taqiyyudin Ahmad ibn Taymiyyah (namatay noong 727 AH/1328 AC) na sumuri sa suliranin, at tumuklas at nagtagubilin din ng lunas alinsunod sa pagbabagong panrelihiyon. Sa katunayan ay isinakatuparan ni Ibn Tamiyyah ang kanyang itinuro at ibinuwis niya ang kanyang buhay dahil dito. Kahit na nilunod ang kanyang tinig ng mga kalaban ng pagbabago, ang kanyang mga ideya ay nakintal sa

isipan ng *('ulama')*, ang mga paham ng *(ummah)* at mga tagapangalaga ng *(shari'ah)*.

Hindi kataka-taka na inaruga at isinunod ni Muhammad ibn 'Abd al Wahhab ang kanyang isipan sa mga ideya at gawain ni Ibn Taymiyyah. Maaaring may iba pang mga kabataang mag-aaral ng *shari'ah* na sumunod dito. Ang tunay na kahanga-hanga ay ang pagkakaayon ng *'alim* at ng prinsipe, si Muhammad ibn Su'ud, na nakadama na kailangan nila ang isa't isa, at nakatuklas na ang pagsasanib ng ideya na manandata ay pangunahing susi sa bagong bukas ng kasaysayang Islamiko. Dahil sa kadakilaan ng dalawang lalaking ito ay natuklasan nila na ang nakatadhanang pagsasanib ng isipan ng isa sa sandata ng kabila ay katulad ng isa pang *bay'ah* o kasunduan ng Propeta (SAAS) at ng Ansar, mga Muslim ng Madinah, sa al Aqabah sa bisperas ng *Hijrah*. Ginamit ng *'alim* at ng prinsipe ang maraming salita na katulad ng mga salitang ginagamit sa paglalagda ng kasunduan ng Propeta.

Ang lahat ng ito ay naganap sa Dar'iyyah, isang nayon sa silangang Arabya. Ang lugar na ito ay isa sa pinakamalayong sulok ng Bayang Muslim. Dito ay hindi nakaaabot ang paghahari ng imperyo, kapwa panloob at panlabas. Ang lugar na ito ay hindi kailanman pinagdausan ng pagtatatag o kilusang panrelihiyon, maging umaayon o tumututol sa nakatadhanang maganap. Wala itong kamalay-malay sa nagaganap na paglalaban ng Silangang Muslim at ng Kanlurang Kristiyano sa Silangang Europa, at hindi kailanman nakaalam, ni napasailalim, sa impluwensiyang Kan-

luranin at pagpapanibagong-tatag na nangyayari sa kalipato sa Istanbul. Ang kilusan ay sumibol at naging ganap bago lumapag si Napoleon sa Ehipto. Ang Dar'iyyah ay naging pangunahing kabisera ng pagsasamakabagong Islamiko na hindi dumanas ng anumang makabagong impluwensiya.

Tanging ang panloob na sigla ng Islam, ang sarili nitong panloob na lakas sa sariling pagpapanibago *sui generis* ang tanging may gawa ng pagbabago. Ang ganitong panloob na lakas ay nagmula na rin sa diwa ng Islam. Ito ang bumubuo sa karanasang panrelihiyon ng Islam. Ito lamang ang sapat na dahilan sa bawat kilusan sa Islam, ang lubos na paliwanag sa lahat ng ideyang Islamiko. Ito ay tinatawag sa pangalang *tawhid,* ang simulain na ganap na ipinahihiwatig sa unang hating pagtanggap at pagpapatunay sa Islam, dili iba't *La ilaha illa Allah,* o Walang ibang diyos kundi ang Diyos. Ang *tawhid* ay pagkaunawa na ang Diyos ay Iisa, ganap na namumukod at nangingibabaw, na Siya lamang ang Lumikha at Puno ng nilikha. Siya lamang ang ganap na sanhi ng lahat ng bagay, at ganap na wakas ng lahat ng naging bagay, ng nabubuhay o ng mabubuhay. Sa gayon, Siya lamang ang karapat-dapat sa pagsamba at pagpuri; sapagkat Siya lamang ang Diyos. Siya lamang ang Tagaatas at Patnubay, ang Batis ng Batas at Pagpapahalaga. Kapwa sa antas na teoretikal at pangkalahatang pagpapahalaga, ang Diyos ay Iisa, ang Una at Huli. Ang Kanyang kaganapang metapisikal, o pagiging lumikha, ay nakapagpapaliwanag sa lahat ng bagay sa pamamagitan ng pagtukoy sa Kanya; ang

Kanyang kaganapang pangkalahatang pagpapahalaga ay nagbibigay-katwiran sa mabuti kung ito ay mapapatunayang bumubukal sa Kanyang utos. Ang pananampalataya sa Kanya ay una at huling tungkulin ng Muslim. Ito ang kanyang kahulugan, at gayundin ang kanyang katiyakan ng pagtatagumpay. Dahil dito ay hinihingi ng *tawhid* na walang anumang iisipin ang Muslim, nang tiyakan o pahiwatig, na nagtatangi dito sa ganap na pag-iisang metapisikal; at walang gawa o pagnanasa na magiging sanhi upang ang katapatan ng Muslim sa Diyos ay mahati, mabawasan o maipagkasundo sa ano pa mang paraan. Subalit sadyang ganito ang nangyari.

Ang pamagat ng aklat na ito ay *"Tawhid"* Sa mga pahina nito ay inilalahad at sinusuri ang simulain ng *Tawhid*. Sapagkat ang aklat na ito ay nilalayong maging isang instrumento sa pagbabago, higit na binigyang-pansin ng may-akda ang pagsisiwalat sa mga maling pagkaunawa at maling paggamit ng simulain sa halip na iungos ang mga kanais-nais na kahihinatnan nito. Para sa kanya, gayundin para sa sumasampalatayang Muslim sa kalahatan, walang alinlangan na ang kabutihan sa daigdig na ito at gayundin sa susunod na daigdig ay nauukol sa matapat na sumasampalataya na tumutupad sa mga tadhana ng Diyos. Ang gawain ni Muhammad ibn 'Abd al Wahhab sa akdang ito ay ang pagpuna sa maling pagkaunawa ng Muslim sa simulain. Ito ay pinagbuhusan niya ng puspusang pag-iisip na nakahihigit sa kanyang panulat, na nagbigay sa aklat ng anyo na tulad sa mga nota ng isang mag-aaral sa halip na isang paglalahad

na sistematikong nakalahad. Ang mga bunga o kahihinatnan ng bawat bahagi ng *tawhid* ay napakarami upang puspusang saliksikin at napakalalim upang ganap na arukin. Sa gayon ay kinailangan na lamang banggitin ang kanilang mga pamagat na "Mga Suliranin na Dapat Pag-aralan Pa."

Sa kabila nito, ang bawat kabanata sa aklat na ito ay naglalantad ng kahanga-hangang pananaw. Ang panghihina ng Muslim ay una at pangunahing paghalili ng pamahiin sa mapanuring katwiran, ng paghalili ng haka-haka at pagnanasa sa makatotohanang pag-iisip. Ginagamit ni Ibn 'Abd al Wahhab ang kanyang sandata sa huli bilang isang paglabag sa *tawhid* Sa gayon ay pinalalaya niya ang isip sa sakmal ng panghihina. Minsan ay dumanas ng katulad na pagbabago ang kaisipang Kanluran, pinalaya ang sarili sa di-makatwirang mga haka-haka at kapritso ng "Paghuhukom" ng Simbahan. Subalit dahil sa kailangang wasakin ng pagbabago ang paghuhukom na iyon upang matamo ang kalayaan ng mapanuring katwiran, natuklasan ng kaisipang Kanluran na ito ay ganap na malaya kaya't napatangay tungo sa sekularismo, materyalismo at sa huli'y ganap na kaguluhan. Sa Islam, ang hangaring lumaya sa pamahiin ay nagaganap sa ngalan ng *tawhid;* sapagkat tulad ng malinaw na inilalahad ni Muhammad ibn 'Abd al Wahhab sa mga sumusunod na pahina, ang *tawhid* ay unang-una na isang kilusan na ibinunsod laban sa pamahiin. Ito ay dumanas ng kabiguan, at ngayon ay muling pinasisigla ang mga puwersa upang labanan ang kaaway na muntik nang lumupig dito. Dahil dito, ang

pinalayang kaisipang Muslim ay hindi sekularista, ni hindi nito kailangang pabayaan ang diwa upang matamo ang kapakinabangan sa daigdig ng mga bagay-bagay. Ito ay pinakikilos na rin ng diwa upang matamo ang kapakinabangang iyon; ang relihiyon na rin ang nag-aatas dito upang maging mapanuri, makatwiran at makatotohanan, sa ganap na kahulugan ng mga salitang ito.

Ang Modernismo ay may isang kahulugan na mapamuksang puwersa na naglalayong wasakin ang tradisyon, salagin ang lakas ng mga huwarang panrelihiyon upang mapagbago ang buhay, palayain ang tao upang maghanap ng inspirasyon para sa kanyang mga gawa mula sa kanyang sariling katauhan, dili iba't ang kanyang pansarili o pangkating **kasalimuotan** ng mga likas na kilos, paghahangad, damdamin at kagustuhan; o sa huli'y ipagkait ang lahat ng pangangailangan sa pamamagitan ng mga kaparaanan ng buhay-ang pansarili, ang pangkaisipan, ang panlipunan, ang pangkabuhayan, ang siyentipiko-ukol sa patnubay ng anumang bagay na pangunahin, o panlabas sa kanilang sarili. Sa ganitong kahulugan, ang modernismo ay isang pangalan sa ganap na kaguluhan at pamumuksa. Malinaw na sa kahulugang iyon, ito ay kabalintunaan ng Islam. Subalit sa mapagbuong kahulugan nito, dili iba't bilang isang puwersa sa pagtatamo ng isang kapaki-pakinabang na kabuluhan ng kalikasan sa ilalim ng batas na moral; bilang isang saloobin ng pagiisip na sa tuwina ay mapanuri sa lahat ng kabatiran subalit handa ring tumanggap ng bagong katibayan na inilalahad ng buhay at pagkabuhay; na nakatalagang

magmalasakit sa kaganapan ng sangkatauhan at sa kabuuan ng buhay ng tao sa halip na alinmang bahagi nito, ang modernismo ay Islam na tulad ng pagiging Islam ng *tawhid* Sa ganitong kahulugan, ang akdang ito ni Ibn 'Abd al Wahhab ay tunay na isang aklat ng pagbabago, isang bukal ng modernismo para sa mga Muslim at sa iba pa.

**Isma'il R. al Faruqi**
**Temple University, Philadelphia**

# KITĀB AL TAWHĪD

Sanaysay Tungkol sa Pag-iisa
ni Allah, o Ano ang Dapat Iukol
Kay Allah
ng Kanyang mga Nilikha

# KABANATA I

## Tungkol sa *Tawhid*

Sinabi ni Allah *-ta'ala:* "Nilikha Ko lamang ang *jinn* at ang sangkatauhan upang Ako'y paglingkuran... At isinugo Namin sa lahat ng tao ang isang propeta upang ihatid sa kanila na dapat silang maglingkod kay Allah at umiwas sa *al taghut*... Ipinag-utos ng inyong Panginoon na Siya lamang ang paglilingkuran ninyo, at dapat kayong maging mabait sa inyong mga magulang... Paglingkuran si Allah at huwag mag-uugnay ng sinuman sa Kanya... Halina, sasabihin ko sa inyo ang ipinagbabawal ng inyong Panginoon; dili iba't huwag kayong mag-uugnay ng sinuman sa Kanya."

Sinabi ni Ibn Mas'ud: "Sinumang nagnanais tumiyak sa kalooban ng Propetang Muhammad *--salla Allahu 'alayhi wa sallam* - isang kaloobang kinintalan ng tatak ng Propeta, hayaang basahin niya ang mga sumusunod na salita ni Allah: 'Halina, sasabihin ko sa inyo ang ipinagbabawal ng inyong Panginoon, dili iba't huwag kayong mag-uugnay ng sinuman sa Kanya... At iyon ang Aking tuwid na landas."

Isinalaysay ni Mu'ah ibn Jabal: "Nasa likuran ako ng Propeta - *salla Allahu 'alayhi wa sallam* - nang sabihin niya sa akin: 'O Mu'adh! Alam mo ba kung ano ang nararapat kay Allah mula sa Kanyang mga nilikha, at ano ang nararapat sa kanila?' Sumagot ako: Si Allah at ang Kanyang Propeta ang higit na nakaaalam.' Nagpatuloy ang propeta: 'Ang nararapat kay Allah mula sa Kanyang mga nilikha ay Siya lamang ang paglingkuran at kailanman ay huwag mag-ugnay ng sinuman sa Kanya. Ang nararapat sa kanila ay huwag parusahan ang sinumang tao na hindi nag-uugnay ng sinuman sa Kanya.' Sinabi ko: 'O Propeta ni Allah, kung gayon ba ay maihahatid ko ang magandang balita sa mga tao?' Sumagot siya: 'Hindi! Huwag mo silang pangakuan kundi'y aasa sila sa pangako at magkukulang ng kanilang paglilingkod sa Kanya'." Ang sinundang *hadith* ay iniulat sa dalawang *Sahih*.

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang katalinuhan ng paglikha ng *jinn* at ng sangkatauhan.
2. Na ang paglilingkod kay Allah ay binubuo ng *tawhid*. Sapagkat ang kabaligtaran ng *tawhid* (dili iba't ang pag-uugnay sa iba o paniniwala sa maraming diyos) ay paglayo kay Allah.
3. Na sinumang hindi tumupad sa mga itinatakda ng *tawhid* ay hindi naglingkod kay Allah. Sapagkat sa *tawhid* lamang mauunawaan ang kahulugan ng berso: "At hindi kayo makapaglilingkod sa Diyos na pinaglilingkuran ko."

4. Ang katalinuhan ng pagsusugo ng mga propeta.
5. Na ang mensahe ng propeta ay nakarating sa lahat ng nilalang sa mundo.
6. Na ang relihiyon ng lahat ng propeta ay iisa at magkatulad.
7. Mahalaga: Na ang paglilingkod kay Allah ay hindi ganap kung hindi tatalikdan ang *al taghut.* Dito nasasalig ang kahulugan ng berso, "Sinumang tumalikod sa *al taghut...*"
8. Na sa kabuuan, ang *al taghut* ay anumang paglilingkod na hindi kay Allah.
9. Na pinag-ukulan ng labis na pagpapahalaga ng mga ama ang binanggit na tatlong maliwanag *(muhkamat)* na berso mula sa *surah "Al An am"* isang katotohanan na sumasaklaw sa sampung iba pang suliranin, na ang una ay ang pagbabawal ng *shirk* o pag-uugnay sa iba.
10. Ang maliwanag na mga berso ng *surah* "Al Isra" at ang kahulugan ng mga ito, na umaabot sa labingwalo. Ang una ay sa berso, "At huwag ihahanay kay Allah ang ibang Diyos, kundi'y tiyak na kayo ay magkakasala at malulupig." Ang huli ay sa berso, "At huwag ihahanay kay Allah ang ibang Diyos, kundi'y hahantong kayo sa Impiyerno, na nagkasala at nalupig." Tinawag ni Allah, *subhanahu,* ang ating pansin sa bigat ng mga suliraning ito, sa berso, "Karunungan ang isiniwalat sa inyo ng inyong Panginoon."
11. Ang kahulugan ng berso sa *surah.* 'Al Nisa'", na tinatawag na berso ng sampung tungkulin ng

tao, na ang simula ay: 'At si Allah lamang ang paglingkuran. Huwag mag-uugnay ng sinuman sa Kanya."

12. Dapat pag-ukulan ng pansin ang kalooban ng Propeta ni Allah - SAAS - sa kamatayan niya.
13. Ang tungkulin natin kay Allah.
14. Ang karapatan natin kay Allah kung tutupad tayo sa tungkulin natin sa Kanya.
15. Itong huling suliranin ay hindi alam ng maraming kasama ng Propeta.
16. Pagpapahintulot na panatilihing lihim ang bagay na ito upang malubos ang paglilingkod ng mga tao kay Allah.
17. Kabuluhan ng paghahatid ng magandang balita sa mga Muslim.
18. Pangamba na umasa sa pangako ng dakilang habag ni Allah.
19. Pagsagot sa mga hindi alam na katanungan sa pamamagitan ng, "Si Allah at ang Kanyang Propeta ang higit na nakaaalam."
20. Magagawang pagbibigay ng kaalaman sa ilan at hindi sa iba.
21. Ang kababaang-loob ng Propeta sa pag-aangkas sa kanyang asno.
22. Pagiging matuwid ng pag-aangkas ng dalawang tao sa hayop na pantrabaho.
23. Ang katangian ni Mu'adh ibn Jabal.
24. Ang malaking kahalagahan ng bagay na ito.



# KABANATA II

## Ang mga Katangian ng *Tawhid* at ang Maraming Pagkakasala na Tinutubos Nito

Sinabi ni Allah - *ta'ala:* "Ang mga sumasampalataya at hindi hinahaluan ng kawalang katarungan ang kanilang *iman* (pananalig)..." Isinalaysay ni 'Ubadah ibn al Samit na sinabi ng Propeta ni Allah - SAAS -: "Sinumang magpapatunay na walang ibang Diyos kundi si Allah, nag-iisa at walang kasama, at si Muhammad ang Kanyang alagad at Apostol, na si 'Isa (Hesus) ay alagad ni Allah at apostol Niya, na utos Niya kay Maria at sa Kanyang espiritu, na ang Paraiso at Impiyerno ay totoo, ay papapasukin ni Allah sa Paraiso dahil dito." Ang *hadith* na ito ay iniulat sa dalawang *Sahih* na nagtala rin sa ulat ni 'Itban na sinabi ng Propeta: "Hindi pahihintulutan ni Allah na humantong sa Impiyerno ang sinumang magpapatunay na 'Walang ibang Diyos kundi si Allah', na walang ibang hinahangad kung gayon kundi ang mukha ni Allah."

Iniulat ni Abu Sa'id al Khudriyy na sinabi ng Propeta ni Allah - SAAS -: "Nang hilingin ni Musa (Moses) kay Allah na ituro sa kanya ang isang panalangin na uusalin kailanma't sasaisip o mananawagan siya sa Kanya, sumagot si Allah: "Sambitin mo, O

Musa, walang ibang Diyos kundi si Allah." Sinabi ni Musa: "O Panginoon, ang mga salitang ito ay sinasambit ng lahat ng alagad mo." Sinabi ni Allah: "O Musa, kung ang pitong langit at ang lahat ng naroroon, at gayundin ang pitong lupa, kung ang lahat ng ito ay ititimbang sa salitang ito na 'Walang ibang Diyos kundi si Allah, "higit ang timbang ng huli sa una." Ito ay iniulat din ni Ibn Hibban at iwinasto ni al Hakim ang bersiyon nito. Itinala ni Al Tirmidhi, na may ilang pagwawasto, ang ulat ni Anas na narinig niyang sinabi ng Propeta ni Allah - SAAS -: (Sinabi ni Allah: 'O Sangkatauhan! Sa pagdulog mo sa Akin na taglay ang lahat ng supot ng mundo na puno ng iyong mga kasalanan, subalit taglay ang pagpapatunay na wala kang ibang iniuugnay sa Akin, Ako ay lalapit sa iyo na taglay ang mga supot na puno ng habag at pagpapatawad'."

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang kawatasan ng habag at pagpapala ni Allah.
2. Ang napakaraming pabuyang *tawhid* na ipinagkakaloob ni Allah.
3. Ang pagtubos nito sa mga kasalanan.
4. Ang paliwanag ng berso sa *surah* "Al An'am."
5. Ang limang tanong sa *hadith* na iniulat ni 'Ubadah.
6. Kung iuugnay doon kay 'Itban *et al*, 'nililinaw ng *hadith* ni 'Ubadah ang kahulugan ng "Walang ibang Diyos kundi si Allah" at ibinubunyag nito ang mga pagkakamali ng mga naliligaw ng landas.
7. Tinatawag ang pansin sa itinatakda sa *hadith* ni

'Itban.

8. Kailangang ipaalala sa mga propeta ang mga kabutihan ng pagpapatunay na "Walang ibang Diyos kundi si Allah."
9. Pagpapaliwanag sa higit na kabuluhan nito sa lahat ng nilalang, sa kabila ng kawalang kabuluhan ng ilang nagpapahayag nito.
10. Nakasulat na katunayan na mayroong pitong langit at mayroong pitong lupa.
11. Na may mga naninirahan sa pitong lupa.
12. Pagpapatotoo sa mga banal na katangian, di tulad ng sinasabi ni Ash'ariyyah.
13. Na kung nauunawaan ninyo ang *hadith* ni Anas ay mauunawaan ninyo ang kay 'Itban, dili iba't "Hindi pahihintulutan ni Allah na humantong sa Impiyerno ang sinumang magpapatunay na, 'Walang ibang Diyos kundi si Allah', na walang ibang hinahangad kundi ang mukha ni Allah". Ang ibig sabihin ng Propeta ay ang tunay na pagtalikod sa *shirk*, hindi lamang ang pasalitang pagtanggi rito.
14. Magkasamang paglalarawan kay 'Isa at kay Muhammad na mga alagad at mensahero ni Allah.
15. Pagpapahayag ng "ang Salita ng Diyos" kay 'Isa lamang.
16. Na si 'Isa ay isang espiritu mula sa Diyos.
17. Kabutihan ng paniniwala sa Paraiso at Impiyerno.
18. Pagkakaugnay ng pagpapatunay sa natamong pabuya, na pinatutunayan sa *hadith* ni Ubadah.
19. Pagtitimbang ng dalawang panig ng sukatan.
20. Ang kahulugan ng "mukha ng Diyos".

## A III

# Ang Sinumang Magsasagawa ng *Tawhid* ay Tiyak na Makararating sa Paraiso

Sinabi ni Allah-*Ta'ala*-: "Tunay na si Ibrahim ay isang huwaran, ganap na masunurin kay Allah, isang *hanif.* Siya ay hindi nag-uugnay sa iba". (Tinawag ni Allah ang Kanyang mga alagad) "yaong mga hindi nag-uugnay ng iba sa kanilang Panginoon".

Iniulat ni Husayan Ibn 'Abd at Rahman: "Noong minsang naroon ako kina Sa'id ibn Jubayr ay narinig ko na itinanong ng Propeta: "Sino ang nakakita sa tala kahapon?' Sumagot ako: 'Ako po', at ipinaliwanag ko na wala ako sa panalangin noon sapagkat ako ay may sakit. Sinabi niya: "Ano ngayon ang ginawa mo?' Sumagot ako: 'Humiling ako ng mga paraang espiritwal *(ruqyah)* upang mapagaling iyon'. Sinabi niya: 'Bakit mo ginawa iyon?' Sinabi ko: 'Dahil sa isang ulat na narinig ko mula kay al Sha'bi, na isinalaysay niya sa ngalan ni Buraydah ibn al Husayb, na nagsabing: 'hindi makahihiling ng *ruqyah.* o espiritwal na paraan ng pagpapagaling maliban kung dahilan sa panibugho o kagat ng alakdan'. Sinabi niya: 'Mainam at nalaman mo iyon'" Gayunman,

iniulat ni Ibn' 'Abbas': "Sinabi ng Propeta-SAAS-: 'Ang lahat ng bansa ay humanay sa harapan ko, at nakita ko ang sunud-sunod na pagdaraan ng mga propeta, kasunod ng isa ang maraming tao, ang isa pa ay may kasunod na dalawa o tatlong tao, at ang isa naman ay walang kasunod. Pagkaraan ay nakita ko ang napakaraming tao na sa aking pag-aakala ay mga tauhan ko. Subalit napag-alaman ko na iyon ay mga tauhan ni Musa. Nang lumaon, nakita ko ang isang higit na napakaraming tao at napag-alaman ko na iyon ay mga tauhan ko. Kabilang sa mga ito ang pitumpung libo na makararating sa Paraiso nang walang pagtutuos o kaparusahan'. Pagkaraan ay pumasok ang Propeta sa kanyang silid, at nagsimulang mag-isip ang mga tao kung sino sa kanila ang makakasama ng Propeta sa araw na iyon. May mga nagsabi: 'Marahil ay ang mga kasama ng Propeta-SAAS'. Ipinalagay naman ng iba na iyon ay ang mga isinilang sa Islam at sa gayon ay hindi kailanman nag-ugnay ng ano pa man kay Allah. Nagbalik ang Propeta at nakita niya na nag-iisip pa rin ang mga tao. Itinanong nila sa kanya kung sino ang mga taong makakasama niya, at sinabi niya: 'Sila ang mga taong hindi humihiling ng lunas na espiritwal sa mga karamdaman ng katawan, hindi nagsasagawa ng pagsusunog, ni hindi naniniwala sa mga pangitain, sa halip ay ganap na umaasa sa kanilang Panginoon'. 'Tumayo si 'Ukashah ibn Mihsan at sinabi': 'O Propeta, ipanalangin mo kay Allah na mapabilang ako sa kanila'. Sumagot ang Propeta: 'Tunay na isa ka sa kanila'. Nang ulitin ng isa pang tao ang kahilingan, sinabi sa kanya ng Pro-

peta na naunahan na siya ni 'Ukashāh.'

---

## Mga Dagdag na Paksa

---

1. Ang iba-ibang antas ng *tawhid* ng mga tao.
2. Ang kahulugan ng pagsasagawa ng *tawhid.*
3. Ang pagpuri ni Allah kay Ibrahim nang ilarawan Niya na ito ay "hindi nag-uugnay sa iba".
4. Ang pagpuri ni Allah sa mga dakilang santo dahil sa kanilang kawalang-sala na pag-uugnay sa iba.
5. Ang *tawhid* ay nagpapahiwatig ng pag-iwas sa pagsusunog at *ruqyah*
6. Na ang mga katangiang ito ay malilinawan lahat sa *tawakkul,* o pananalig kay Allah.
7. Ang mataos na katalinuhan ng paniniwala ng mga kasama na ang gayong *tawakkul* ay hindi magaganap kung walang mabubuting gawa.
8. Ang pagmamalasakit ng mga kasama sa paggawa ng mabuti.
9. Ang kagalingan sa bilang at uri ng ganitong *ummah.*
10. Ang mabubuting katangian ng mga kasama ni Musa.
11. Ang paghanay ng mga bansa sa harapan ng Propeta-SAAS.
12. Ang bawat tao ay isa-isang hahatulan ng sarili niyang propeta.
13. Ang kakauntian ng mga sumasang-ayon sa mga propeta.
14. Ang Propeta na hindi sinasang-ayunan ng sinuman ay mag-isang hahatulan.

15. Itinuturo ng lahat ng katotohanang ito na ang tao ay hindi dapat palinlang sa dami, ni hindi dapat mawalan ng pag-asa dahil sa kakauntian.

16. Pagpapahintulot ng *ruqyah* sa mga panibugho at kagat ng alakdan.
17. Pagpuri ng Propeta sa kaalaman ng mga kasama, batay sa pahayag na, "Mainam at nalaman mo iyon".
    Na ang dalawang *hadith* ay hindi magkasalungat.
18. Ang pag-aatubili ng *salaf* na pumuri nang hindi totoo.
19. Ang paghatol ng Propeta, "Tunay na isa ka sa kanila", na isang tanda ng pagka-propeta.
20. Ang katangian ni 'Ukashah.
21. Ang paggamit ng mga halimbawa.
22. Ang malinis na pagkatao ng Propeta.



# KABANATA IV

## Ang Pagkatakot sa *Shirk*

Sinabi ni Allah-Nawa'y purihin at luwalhatiin Siya: "Hindi patatawarin ni Allah ang pag-uugnay ng iba sa Kanya; ngunit patatawarin Niya ang maliliit na pagkakasala ng sinumang ikalugod Niya".

Sinabi ni Al Khalil *-alayhi al salam-*: "O Allah: Ipahintulot Mo na ako at ang aking angkan ay hindi kailanman sumamba sa mga diyus-diyusan". Nabasa natin sa *hadith*: "Ang higit na ipinangangamba ko sa inyo ay ang maliliit na *shirk*. Nang itanong sa kanya kung ano ito, sumagot ang Propeta, 'Pagkukunwari". Sa *Sahih* ni al Bukhari, nabasa natin na iniulat ni Ibn Mas'ud *-radiya Allahu 'anhu-*: "Sinabi ng Propeta ni Allah-SAAS-: 'Ang sinumang mamatay na nananawagan sa mga ibang iniuugnay kay Allah ay hahantong sa Impiyerno. "Nabasa natin sa *Sahih* ng Muslim: "Iniulat ni Jabir-RAA-na sinabi ng Propeta ni Allah-SAAS-: 'Ang sinumang makatagpo ni Allah sa Araw ng Paghuhukom na hindi nag-ugnay ng iba sa Kanya, ay makararating sa Paraiso; at sinumang makatagpo Niya na salungat dito ang ginawa ay hahantong sa Impiyerno'".

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang pagkatakot sa *Shirk*.
2. Na ang pagkukunwari ay napapailalim sa *shirk*.
3. Na ang pagkukunwari ay isang mababang uri ng *Shirk*.
4. Na ang pagkukunwari ay pinakamalaking panganib na nagbabanta sa mabubuti.
5. Ang pagiging malapit ng Paraiso at Impiyerno.
6. Ang pagkakasama ng pagiging malapit ng Paraiso at ng Impiyerno sa iisang *hadith*.
7. Na sinumang makatagpo ni Allah sa Araw ng Paghuhukom na hindi nag-ugnay ng iba sa Kanya ay makararating sa Paraiso; at sinumang makatagpo Niya na salungat ang ginawa ay hahantong sa Impiyerno kahit na siya ay naging napakabanal.
8. Ang makabuluhang panalangin ni al Khalil na siya at ang kanyang angkan ay pangalagaan sa pagsamba sa mga diyus-diyusan.
9. Ang pagsasaalang-alang Niya sa kapalaran ng nakararaming tao, batay sa berso na, "O Panginoon! iniligaw ng mga diyus-diyusan ang napakaraming tao".
10. Ang pakahulugan sa pagpapatunay na "Walang ibang Diyos kundi si Allah" ayon sa pag-uulat ni al Bukhari.
11. Ang katangian ng nilikha na walang *shirk*.



# KABANATA V

## Ang Panawagan sa Pagpapatunay na Walang Ibang Diyos Kundi si Allah

Sinabi ni Allah-*ta'ala*-: "Sabihin (O Muhammad) 'Tumatawag ako kay Allah nang makatwiran. Iyon ang aking landas'".

Iniulat ni Ibn 'Abbas-RAA-: "Nang isugo ng Propeta ni Allah-SAAS-si Mu'adh sa al Yaman, inihabilin niya rito: 'Sa sandaling sapitin mo ang lahi ng Aklat, ang unang dapat mong gawin ay manawagan sa kanila sa pagpapatunay na Walang ibang Diyos Kundi si Allah'. "Ayon sa isa pang ulat," ... manawagan sa kanila na isagawa ang pag-iisa ni Allah. Kapag sumunod sila sa iyo, ipaalam mo sa kanila na ipinataw sa kanila ni Allah ang *salat* nang limang ulit sa isang araw. Kapag sinunod ka nila dito, ipaalam mo sa kanila na itinakda sa kanila ni Allah ang tungkulin ng pagkakawanggawa na ipapataw sa mayayaman sa kanila at ipamamahagi sa mahihirap sa kanila. Kapag sinunod nila dito, huwag mong gagalawin ang iba pa nilang ari-arian at asikasuhin mo ang daing ng mga dumanas ng kawalang-katarungan, sapagkat sa pagdulog na ito kay Allah ay walang pagpapaubaya ni pag-

hadlang". (Iniulat sa mga *Sahih* ni al bukhari at Muslim).

Iniulat din ng dalawang nagtipon na sinabi ni Sahl ibn Sa'd-RAA-: "Sa Labanan sa Khaybar ay ipinahayag ng Propeta-SAAS-: 'Bukas ay tiyak na isasalin ko ang watawat sa isang tao na nagmamahal at minamahal ni Allah at ng Kanyang Propeta. Sa ilalim ng kanyang pamumuno ay ipagkakaloob ni Allah sa hukbo ang tagumpay'. Magdamag na inisip ng mga tao kung kanino isasalin ang watawat. Kinabukasan, lahat sila ay nagtipon sa harap ng Propeta ni Allah-SAAS-na bawat isa ay humihiling na isalin sa kanya ang watawat. Ipinatawag ng Propeta si 'Ali ibn Abu Talib, na wala doon dahil sa isang karamdaman sa mata. Nang humarap si 'Ali sa Propeta ay pinahiran nito ang kanyang mga mata at umusal ng dalangin para sa kanya. Gumaling ang karamdaman ni 'Ali, isinalin sa kanya ang watawat at inutusan siya: "Humayo ka sa mga tao nang maluwag at mahinahon. Pagsapit mo sa kanila, tawagin sila sa Islam. Ipabatid mo sa kanila ang mga tungkulin nila kay Allah-Luwalhati sa Kanya! Sa Pamamagitan Niya! Nang magawa Niyang patnubay sa pamamagitan mo na ang isang tao sa Islam ay higit na mahalaga kaysa sa lahat ng pinakamahusay na baka sa mundo'".

## Mga Dagdag na Paksa

1. Na ang pagtawag sa mga tao kay Allah ay paraan ng pagsunod sa Propeta ni Allah-SAAS.
2. Pagbibigay-diin sa katapatan; sapagkat marami

ang nagkukunwang tumatawag sa Diyos gayong ang totoo ay tumatawag sila sa kanilang sarili.

3. Ang matalinong pagka-makatwiran ay isang tungkuling itinakda ni Allah.
4. Ang mabuting bunga ng *tawhid* ay ang hindi paglapastangan kay Allah-*ta'ala*-.
5. Ang masamang bunga ng *Shirk* ay ang paglapastangan nito kay Allah.
6. Pinakamahalaga ay ang paglalayo ng Muslim sa mga nag-uugnay sa iba at ang pagputol niya ng pakikipag-ugnayan sa mga ito.
7. Na ang *tawhid* ay una at pangunahing tungkulin ng tao.
8. Na ang *tawhid* ay nangunguna sa lahat ng bagay, kabilang ang *salat.*
9. Ang pagsasagawa ng pag-iisa ni Allah ay pagpapatunay na walang ibang Diyos kundi Siya.
10. Na ang isang tao ay maaaring kabilang sa Lahi ng Aklat nang hindi nalalaman o isinasagawa ang *tawhid.*
11. Pagbibigay-diin sa antas-antas na pagtuturo.
12. Na ang pinakamahalaga ay nauuna sa hindi gaanong mahalaga.
13. Mga paraan ng pamamahagi ng *zakat.*
14. Na dapat pawiin ng nakaaalam ang maling pagkaunawa ng tinuturuan.
15. Na ang makatwirang mga ari-arian ng mga tao ay hindi dapat galawin.
16. Na dapat asikasuhin ang hinaing ng nagdaranas ng kawalang katarungan.
17. Na hindi maililingid ang gayong hinaing.

18. Na ang paghihirap, pagkagutom at iba pang kagipitan na dinanas ni Muhammad, ang Puno ng mga Propeta, at ng kanyang mga banal na Kasama, ay patunay ng katapatan ng kanilang *tawhid.*
19. Ang pahayag ng Propeta ng "Tunay na isasalin ko ang watawat...' ay isang dakilang bahagi ng kanyang pagka-propeta
20. Ang pagpapagaling niya sa karamdaman sa mata ni 'Ali ay isa pang dakilang bahagi.
21. Ang mabuting katangian ni 'Ali-RAA.
22. Ang mabuting katangian ng mga kasama na pinatutunayan sa kanilang magdamag na pag-iisip at sa pagwawalang-bahala nila sa magandang balita ng pagwawagi at pagtatagumpay sa susunod na araw.
23. Na ang pananalig sa *qadar* ay ipinagkakaloob sa sinumang hindi naghahangad nito at ipinagkakait sa naghahangad nito.
24. Ang malinaw na katatagan ng Propeta, sa kanyang pag-uutos kay 'Ali, "Humayo ka sa mga tao nang maluwag at mahinahon".
25. Pananawagan sa Islam sa gitna ng pakikipaglaban.
26. Ang pagiging makatwiran ng paglaban sa mga tinawagan sa Islam subalit tumanggi rito.
27. Pananawagan sa matatalinong tao, sa pag-uutos na, "... at ipaalam sa kanila ang mga tungkulin nila".
28. Ang mga tungkulin ng tao kay Allah.
29. Ang disyerto ng nananawagan na sa pamamagitan niya ay pinapatnubayan ang isang tao sa

Islam.

30. Pangako ng pagtulong ng kuro-kurong pambatas.



# KABANATA VI

## Ang Pagpapaliwanag sa *Tawhid* at ang Pagpapatunay na Walang Ibang Diyos Kundi si Allah

Sinabi ni Allah-*ta'ala*-: "Yaong mga tinatawagan nila, kabilang ang mga pinakamalalapit, ay naghahangad sa kanilang mga sarili ng daan patungo sa kanilang Panginoon. . . At nang sabihin ni Ibrahim sa kanyang ama at lipi: 'Pagmasdan, hindi ko sasambahin ang anumang diyos ninyo; ngunit ang sasambahin ko lamang ay Siya na lumikha sa akin'... Itinuring nila (mga kristiyano) ang kanilang mga pari at monghe na mga panginoon bukod kay Allah. . . May mga tao na iniuugnay ang ibang nilalang kay Allah, na minamahal at dinadakila nila bilang Diyos..."

Sa Sahih ay iniulat na sinabi ng Propeta-SAAS-: "Ang sinumang maninindigan na walang ibang Diyos kundi si Allah at tatanggi sa lahat ng ibang layon ng pagsamba, ay mangangalaga sa kanyang buhay, ariarian at tadhana kay Allah".

Ang mga susunod na kabanata ay tunay na magpapaliwanag sa *tawhid* at sa pagpapatunay nito. Dito ay makikita natin na malinaw na ipinaliliwanag at

sinasagot ang pinakamalaki at pinakamahalagang mga suliranin. Hinatulan ng berso sa *surah* "Al Isra' na nagkasala ng pinakamabigat na *shirk* ang mga nag-uugnay sa iba na nananawagan sa mga banal na layuan ang *tawhid*.

Isinakdal ng berso sa *surah* "Bara'ah" ang Lipi ng Aklat sa pagtuturing sa kanilang mga monghe at pari na mga panginoon bukod kay Allah; sapagkat ipinag-utos sa kanila ang paglilingkod sa isang Diyos lamang. Ang naturang berso ay walang alinlangang lumilinaw na ang pagkakasala nila ay ang pagsunod nila sa ibang tao sa paggawa ng masama. Gayundin, ang pahayag ni (Ibrahim) al Khalil-'alayhi al salam-sa mga di-sumasampalataya: ' Pagmasdan, hindi ko sasambahin ang anumang diyos ninyo; ngunit ang sasambahin ko lamang ay Siya na lumikha sa akin..." walang ibang sasambahin kundi si Allah, na kanyang Panginoon. Ipinabatid sa atin ni Allah *subhanahu*-na ang pagtanggi at paninindigan ni Ibrahim ay malinaw na nilalaman ng kanyang pagpapatunay na walang ibang Diyos kundi si Allah. Sa gayon ay sinabi ni Allah: "...at ipinamana niya (Ibrahim) ang pagpapatunay na ito sa mga kahalili niya, upang maakay sila nito sa pagsisisi at sa tunay na patnubay".

Ipinaliliwanag din ang pagpapatunay ng *tawhid* sa mga berso ng *surah* "Al Baqarah" na dito ay sinabi ni Allah na ang mga di-sumasampalataya ay "hindi makaaahon sa Impiyerno", sapagkat ang pagmamahal nila sa mga iniuugnay nila ay kasingtaos ng pagmamahal nila kay Allah. Kaya't sa kabila ng malaking pagmamahal nila kay Allah ay hindi sila itinuturing

na mga Muslim. Yaon namang higit ang pagmamahal sa mga iniuugnay nila kaysa kay Allah, at yaong mga nagmamahal lamang sa mga iniuugnay nila at hindi si Allah, ay hindi talagang mga Muslim at maisusumpang *a fortiori.*

Sa huli ay ang pahayag ng Propeta: "Ang sinumang maninindigan na walang ibang Diyos kundi si Allah at tatanggi sa lahat ng ibang layon ng pagsamba ay mangangalaga sa kanyang buhay, ari-arian at tadhana kay Allah," na naglalaman ng isa sa pinakamalinaw na pagpapaliwanag ng pagpapatunay na "Walang ibang Diyos kundi si Allah." Hindi ginawa ni Allah ang ganitong pahayag lamang na nangangalaga sa buhay at ari-arian, ni ang ganitong pahayag ng pagkaunawa sa kahulugan nito, o ang pagpapatunay sa kahulugang iyon. Ang pinag-uusapang pangangalaga ay hindi Niya ginawang bunga lamang ng tunay na pananawagan ng tao kay Allah, na walang ibang iniuugnay, hangga't hindi isinasama ng tao sa pagpapatunay na ito ang pagtanggi sa lahat ng ibang layon ng pagsamba bukod kay Allah. Kapag may pag-aalinlangan sa pagtangging ito, o kapag ito ay hindi niya nagawa, mawawala ang pangangalaga sa kanyang buhay at ari-arian. Tunay na ito ay isang mabigat na suliranin, namumukod sa kabigatan at kahalagahan nito, na ganap na nilinaw sa mga isinasaad dito, at walang pasubaling itinakda ang kalutasan nito.



# KABANATA VII

## Ang Pagsusuot ng Damit o Tanikalang Sufi sa Pagpipigil o Pagpapagaling ng Sakit ay *Shirk*

Sinabi ni Allah-*ta'ala*-: "Sabihin: 'Sa mga nilalang na dinadalanginan at tinatawagan mo bukod kay Allah, mapapawi ba nila ang isa man lamang paghihirap na ipararanas sa akin ni Allah'?' .

Isinalaysay ni 'Imran Ibn Husayn na minsan ay nakita ng Propeta-SAAS-ang isang lalaki na may buhat na tanikalang tanso. Nang tanungin niya ito, sumagot ang lalaki na kailangan niya ang tanikala upang mapigilan ang panghihina na dulot ng katandaan. Inutusan siya ng Propeta na alisin ito, at sinabi: "Makadaragdag lamang iyan sa iyong panghihina. Sakaling mamatay ka habang suot mo iyan, ikaw ay hindi magtatagumpay kailanman". Ang *hadith* na ito ay itinala ni Ahmad (Ibn Hanbal) na may matibay na tanikala ng *isnad.* Itinala rin ni Ahmad ang isang *marfu' hadith* na iniulat ni 'Uqbah ibn Amir,' na sinabing: "Ang sinumang magsusuot ng agimat o anting-anting ay hindi kailanman makikita ang katuparan ni Allah sa kanyang minimithi".

Sa isa pang bersiyon ng *hadith* na iyon, iniulat na sinabi pa ng Propeta: "Ang sinumang magsuot ng agimat ay nakagawa ng *shirk*". Iniulat ni Ibn Abu Hatim mula sa *Hudhayfah* na nakita ng Propeta ang isang lalaki na may dalang isang damit na sinasabi niyang makapangangalaga sa kanya laban sa lagnat; kaya't ito ay pinagpunit-punit niya habang binibigkas ang berso: "... Karamihan sa kanila ay naniniwala kay Allah at gumagawa pa ng *shirk*".

---

**Mga Dagdag na Paksa**

1. Ang kabigatan ng pagkakasalang pagsusuot ng mga tanikala at damit bilang mga anting-anting, gayuma at agimat.
2. Na ang kasama ng Propeta ay hindi magtatagumpay kung siya ay mamamatay na nakasuot ng gayong mga agimat o anting-anting. May katibayan sa mga kasama ng Propeta na ang pinakamababang *shirk* ay mabigat kaysa *kabirah*.
3. Na tungkol dito ay hindi dahilan ang kamangmangan.
4. Na walang kabuluhan ang mga agimat sa mundong ito-sa katunayan ay nakapipinsala pagaya ng pinatutunayan sa mga salita ng Propeta: "... Ito ay makadaragdag lamang sa iyong panghihina".
5. Tahasang pagtanggi at pagsumpa sa sinumang tao na nagkasala nito.
6. Na sinumang may suot na agimat ay aasa na lamang sa pangangalaga ng agimat na iyon-na wala!

kahit na pinahihintulutan nila ang paggamit nito. Kabilang dito sa huli si Ibn Mas'ud. Ang salamangka (Ar., *al ruqa, 'al 'aza'im)* ay isang ring halimbawa ng *shirk,* matangi sa mga pagkakataong ipinahihintulot ng Propeta-SAAS-dili iba't sa panibugho at sa kagat ng makamandag na hayop. Ang engkanto (Ar., *al tiwalah)* ay ang paggamit ng isang bagay na sinasabing makagagayuma sa isang babae o sa isang lalaki. Iniulat ni Ahmad (Ibn Hanbal) ang sumusunod na *hadith* mula sa *Ruwayfi'.* "Sinabi sa akin ng Propeta-SAAS- 'O Ruwayfi! Nawa'y mabuhay ka nang matagal! Ipamalita mo na sinumang magbuhol sa kanyang balbas, magsuot ng agimat, o maghugas sa pamamagitan ng ihi ng isang hayop, ay walang kinalaman sa akin o sa aking relihiyon'".

Iniulat ni Sa'id ibn Jubayr na sinabi ng Propeta-SAAS-: "Ang sinumang sumira ng isang agimat o anting-anting na suot ng isang tao ay nakagawa ng kapantay sa pagpapalaya sa isang alipin" Si Waki' ang naglahad ng sinundang *hadith,* at gayundin ang kay Ibrahim, na ang bersiyon ay: "Noon ay tinatanggihan nila (mga kasama) ang lahat ng agimat maging ang nilalaman nito ay mga berso ng Koran lamang o iba pa".

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang pagpapaliwanag ng Salamangka *(al ruqa)* at mga agimat *(al tama'im).*
2. Ang pagpapaliwanag ng engkanto *(Altiwalah).*

3. Na ang tatlong binanggit na pagkakasala ay mga halimbawa ng *shirk*.
4. Na ang salamangka, sa pamamagitan ng paggamit ng mga tunay na salita (ng Banal na Koran) laban sa panibugho at makamandag na kagat ay hindi isang halimbawa ng *shirk*.
5. Kung ang isang agimat ay naglalaman lamang ng mga berso mula sa Banal na Koran, nahahati ang matalinong palagay tungkol sa pagiging matuwid nito.
6. Ang pagsasabit ng mga kuwintas sa hayop bilang pangangalaga laban sa panibugho ay isang halimbawa ng *shirk*.
7. Ang mga nakagawa ng mga pagkakasalang iyon ay lalapatan ng mabigat na parusa.
8. Ang kabutihan ng tao na sisira sa mga agimat.
9. Ang mga salita na iniulat ni Ibrahim ay hindi sumasalungat sa alinman sa mga sinundan sapagkat ang mga ito ay tumutukoy sa mga kasama ni 'Abdullah Ibn Mas'ud.'



# KABANATA XI

## Tungkol sa Pananawagan sa Isang Puno o sa Isang Bato

Sinabi ni Allah-*ta'ala-*: "Isaalang-alang si al Lat at si al 'Uzza..."

Iniulat ni Al Tirmidhi, nang may ilang pagwawasto, na sinabi ni Abu Waqid al Laythi: "Sumama kami sa Propeta ni Allah-SAAS-sa isang pakikipaglaban kay Hunayn, gayong hindi pa namin halos naiiwan ang aming dating paganismo ukol sa Islam. Nakagawian ng mga di-sumasampalataya na isabit ang kanilang mga sandata at kalasag na sa isang punong-kahoy na tinatawag na Dhat Anwat. Nang madaanan namin ang isang katulad na punong-kahoy ay tinanong namin ang Propeta: 'Maipagpapatayo mo ba kami ng isa pang Dhat Anwat, katulad ng sa kanila?' Sumagot ang Propeta: "Allahu Akbar (Si Allah ang Pinakadakila)! Ang sinabi ninyo ay katulad ng sinabi ni Banu Isra'il kay Musa: "Igawa mo kami ng isang diyos na katulad ng kanilang mga diyos!" Tunay na kayo ay mga mangmang. Dapat ba ninyong sundin ang katulad ng mga ginawa ng mga nauna sa inyo?'"

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah*, *"Al Najm"*.
2. Ang tunay na uri ng kanilang kahilingan.
3. Na hindi nila nakuha ang kanilang hinihiling.
4. Na ang kanilang hangarin ay pagkakalapit kay Allah na inaakala nilang magugustuhan ang ganoong kilos nila.
5. Na kung hindi nila alam ang kahihinatnan nito, lalong hindi ito malalaman ng iba.
6. Na higit ang mauukol sa kanila at ang pangako ng habag at pagpapatawad.
7. Na gayunpaman ay hindi sila pinatawad ng Propeta-SAAS- bagkus ay sinagot sila: "Allahu Akbar!... Dapat ba ninyong sundin ang mga ginawa ng mga nauna sa inyo", na sa gayon ay nagbibigay-diin sa bigat ng kanilang pagkakasala.
8. Na ang dakilang aral ng *hadith* ay ang paghahambing ng Propeta ng kanilang kahilingan sa kahilingan ni Banu Isra'il nang hilingin nila kay Musa: "Igawa mo kami ng isang diyos!"
9. Na ang lahat ng ito ay malinaw na itinatanggi sa pagpapatunay na "Walang ibang Diyos kundi si Allah", na nakaligtaan nila.
10. Na ipinangako ng Propeta ang pagpapatunay sa opinyong pambatas, sapagkat nababatid na hindi siya nangangako kundi para sa kabutihan.
11. Na ang *shirk* ay nagpapatunay ng mga kaantasan, sapagkat sila ay nanatiling mga Muslim sa kabila ng kanilang ginawa.

12. Ang kanilang panawagan "gayong hindi pa halos namin naiiwan ang paganismo para sa Islam" ay nagpapahiwatig na ang ibang (matatandang) Muslim ay ganap na nakaaalam nito.
13. Na ang *takbir* ay maaaring isang pahayag ng pagkamangha, sa kabila ng mga nagsasabi ng salungat dito.
14. Pagtanggi na kailangang lumayo sa *tawhid.*
15. Pagbabawal ng panggagaya sa mga di-sumasampalataya.
16. Paglayo ng kalooban ng mga guro sa *tawhid.*
17. Ang pangkalahatang huwaran (ng pagkatuto ng tao).
18. Na ang *hadith* na ito, na tunay na nag-uulat ng naganap, ay isa sa mga dakilang palatandaan ng pagkapropeta.
19. Na ang lahat ng pagkakasala na isinisisi ni Allah sa mga Hudyo at Kristiyano sa Koran ay maaaring mapatungkol sa atin.
20. Na para sa kanila (ang Lipi ng Aklat), ang mga seremonya ng pagsamba ay nasasalig sa tuwirang utos. Kaya't ipinaaalala ang mga katanungan na nauukol sa pagkamatay. Ang katanungan (sa namatay pagkalibing), na "Sino ang iyong Panginoon?" ay malinaw. Ang ikalawang katanungan, "Sino ang iyong Propeta?' ay nasasalig sa nakalipas na pagsisiwalat ng Diyos. Subalit ang ikatlong katanungan, "Ano ang iyong relihiyon?" ay kaugnay sa kanilang (mga Hudyo) kahilingan (mula kay Musa).
21. Na ang huwaran ng lipi ng Aklat ay kasumpa-

sumpa na tulad ng sa mga nag-uugnay sa iba o sa mga di-sumasampalataya.

22. Na walang ganap na katiyakan na ang taong lumayo sa di-pananampalataya pagkaraang mahirati siya dito, ay hindi patuloy na mananangan sa ilang bahagi ng kanyang dating di-pananampalataya kahit pagkaraang siya'y magbalik-loob sa Diyos. Ito ay pinatutunayan ng kanilang pahayag: "Gayong hindi pa namin halos naiiwan ang paganismo para sa Islam."



# KABANATA X

## Tungkol sa Pagpatay Para sa Iba at Hindi Para kay Allah

Sinabi ni Allah-*ta'ala*-: "Sabihin, ang aking *salat*, ang aking panalangin, tunay na ang aking buong buhay at kamatayan ay para lahat kay Allah, Panginoon ng sanlibutan, sa kanya na walang ibang nauugnay."... "Kaya't ipatungkol ang iyong mga panalangin sa inyong Panginoon, at pumatay (alang-alang sa Kanya'."

Sa kanyang *Sahih* ay inilahad ng Muslim mula kay 'Ali-RAA- ang sumusunod: "Ipinagkaloob sa akin ng Propeta ni Allah -SAAS- ang apat na paghuhukom: Pagkasuklam sa sinumang pumapatay para sa iba at hindi para kay Allah! Pagkasuklam sa sinumang sumusumpa sa kanyang mga magulang! Pagkasuklam sa sinumang kumukupkop sa nakagawa ng pagkakasala na lumalabag sa utos ng Diyos! Pagkasuklam sa sinumang di-makatarungang bumabago sa mga hanggahan ng mga lupain na personal na pag-aari!"

Iniulat ni Ahmad na isinalaysay ni Tariq ibn Shihab na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Ang mga langaw ay naglalaan ng pagkakataon na ang isang tao ay matungo sa Paraiso, at ang isa pa ay

humantong sa Impiyerno. Nang hilingin sa kanya na ipaliwanag kung paano ito mangyayari, sinabi ng Propeta -SAAS-: "Naparaan ang dalawang lalaki sa isang pulutong ng mga tao na may isang diyus-diyusan na sa bawat tao na gustong dumaan sa kanilang teritoryo ay nagtatakda sila ng pag-aalay. Nang tumutol ang una na wala siyang maiaalay sa diyus-diyusan, sinabi sa kanya ng mga tao na kailangang mag-alay siya ng kahit ano, kahit na ito ay ilang langaw lamang. Kaya't humuli siya ng ilang langaw, inialay ang mga ito at siya ay pinaraan. Mangyari pang siya ay humantong sa Impiyerno. Nang hilingin sa isa pa na mag-alay ng isang bagay, tumutol siya na hindi siya kailanman makapag-aalay para sa kanino man kundi kay Allah lamang. Siya ay pinatay ng mga tao; at siya ay mangyari pang natungo sa Paraiso'."

---

## Mga Dagdag na Paksa

---

1. Ang pagpapaliwanag ng berso, "Sabihin, 'Ang aking *Salat,* ang aking panalangin, tunay na ang aking buong buhay at kamatayan...'."
2. Ang pagpapaliwanag ng berso, "Kaya't ipatungkol ang inyong mga panalangin sa inyong Panginoon, at pumatay (alang-alang sa Kanya)".
3. Pagsumpa sa sinumang pumatay para sa iba at hindi para kay Allah.
4. Pagsumpa sa sinumang lumait sa kanyang mga magulang, kabilang ang tao na nag-udyok ng paglait na iyon sa pamamagitan ng paglait sa

magulang ng iba kung kaya't siya ay gagantihan ng paglait.

5. Pagsumpa sa sinumang kumukupkop sa *muhdith*, dili iba't ang gumawa ng isang pagkakasala na labag sa utos ng Diyos, sa layuning makatakas siya sa pagpaparusa.
6. Pagsumpa sa sinumang di-makatarungang bumago sa mga hanggahan ng mga lupain na personal na pag-aari, at sa gayon ay makalito sa mga ito upang magkaroon ng pakinabang na labag sa batas.
7. Ang pagkakaiba ng pagsumpa sa isang tiyak na tao para sa isang tiyak na pagkakasala at ang pagsumpa sa mga nakagawa ng mga pagkakasala sa kalahatan.
8. Ang makabuluhang kuwento tungkol sa mga langaw.
9. Na ang taong nag-alay ng mga langaw sa diyus-diyusan upang makaligtas sa banta ng mga sumasamba sa diyus-diyusan ay humantong sa impiyerno kahit hindi niya gusto ang kanyang ginawa.
10. Pagtaya sa antas ng *shirk* sa kalooban ng mga Muslim. Ang pagtitiis nila sa pagka-martir at ang pagtutol sa hinihingi ng mga sumasamba sa diyus-diyusan, kahit na ang kailangan lamang sa huli ay panlabas na kilos.
11. Na ang humantong sa impiyerno ay isang Muslim. Kung hindi ay hindi sasabihin ng Propeta na ang taong humantong sa impiyerno ay dahil lamang sa pag-aalay ng mga langaw.

12. Ang kuwentong ito ay isang katunayan ng isa pang *hadith*, dili iba't "Ang Paraiso ay mas malapit sa tao kaysa sa kanyang talampakan. At gayundin ang Impiyerno."
13. Na ang higit na kailangan ay ang niloob ng puso, kahit na sa mga sumasamba sa diyus-diyusan.



# KABANATA IX

## Hindi Magagawa ang Pagpatay Alang-alang Kay Allah Kung Ito ay Ginagawa Alang-alang Sa Iba

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "Huwag kailanman sasamba doon..."

Inilahad ni Abu Dawud na sinabi ni Thabit ibn al Dah-hak-RAA-: "Nangako ang isang lalaki na mag-aalay ng isang kamelyo sa isang lugar na tinatawag na Buwanah, at hiningi niya ang pahintulot ng Propeta ukol dito. Itinanong ng Propeta -SAAS-: 'May diyus-diyusan ba ang lugar na iyon na tulad ng sa Jahiliyyah?' Sumagot ang lalaki, 'Wala'. Nagtanong uli ang Propeta: 'Nagdaraos ba ng piging ang mga di-sumasampalataya sa lugar na iyon?' Sumagot uli ang lalaki. 'Hindi'. Pagkaraan ay sinabi ng Propeta: 'Sige, tuparin mo ang iyong pangako. Ang mga pangako na hindi dapat tuparin ay yaong sumusuway kay Allah, o yaong hindi kayang tuparin ng tao'. '

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang pagpapaliwanag ng berso "Huwag kailanman sasamba doon..."
2. Na ang pagsuway kay Allah, gayundin ang pagtalima, ay may tunay na naidudulot sa mundo.
3. Ang pagtukoy ng pinag aalinlangang suliranin sa maliwanag na suliranin, na lulutasin sa pamamagitan ng pagtaya.
4. Ang magagawang paghingi ng mga detalye sa *mufti* kailanma't kinakailangan.
5. Ang mga pangako na tumutukoy sa lugar ng katuparan ay matuwid hangga't walang mga legal na hadlang.
6. Ang labag na pagtupad sa isang pangako sa isang lugar na kinaroroonan ng isang diyus-diyusan, o dating mayroong diyus-diyusan.
7. Ang labag na pagtupad sa isang pangako sa isang lugar na pinagdausan ng piging ng mga di-sumasampalataya, kahit hindi na ito ginagawa sa ngayon.
8. Ang labag na pagtupad sa isang pangako na ginawa sa ganoong lugar sapagkat ang pangako sa katunayan ay labag.
9. Babala laban sa panggagaya sa mga di-sumasampalataya sa mga pagdiriwang nito, kahit hindi sinasadya.
10. Hindi matuwid ang anumang pangako kung ang nilalaman nito ay labag.
11. Hindi matuwid ang anumang pangako sa tao kung ang pagtupad nito ay nagtatakda ng hindi niya magagawa.

# KABANATA XV

## “Iuugnay Ba Nila (sa Akin) ang mga Hindi Lumalang Bagkus ay Nilalang? Ang Mga hindi Makapagdudulot sa Kanila ngTagumpay?”

Sinabi ni Allah-*ta'ala*-: “Yaong mga iba kay Allah, na tinatawagan ninyo bukod sa Kanya, ay wala ni katiting na kapangyarihan”.

Sa *Sahih* ay iniulat na sinabi ni Anas: “Sa Labanan sa Uhud ay tinamaan ang Propeta at nasira ang isang bagang niya. Sumigaw siya na mabigat ang kalooban: ‘Paano magtatagumpay ang isang lipi na nanakit sa kanilang propeta?” Kasunod nito ay isiniwalat ang berso: “Ang bagay na ito ay wala sa inyong kapangyarihan”.

Iniulat na minsan ay narinig ni Ibn ‘Umar-RAA-na sinabi ng Propeta ni Allah, nang mag-angat ito ng ulo mula sa pagkakaluhod *(ruku')* sa panalangin sa umaga: “Nawa'y marinig ni Allah ang pumupuri sa Kanya; O Panginoon, Sumaiyo ang pagpuri. O Panginoon, isumpa Mo sila. “Noon isiniwalat ni Allah ang berso sa Koran: “Ang bagay na ito ay wala sa inyong kapangyarihan” Sa isang pangatlong ulat ay isinumpa ng Propeta sina Safwan ibn Umay-

yah, Suhayl ibn 'Amir at al Harith Ibn Hisham, na sa gayon isiniwalat ang naturang berso.

Iniulat ni Abu Hurayrah-RAA- na nang isiwalat ang berso "At balaan ang inyong mga kaanak at kalipi," ay tumindig ang Propeta ni Allah at sinabi ang mga sumusunod o katulad na salita: "lipi ng Quraysh! Iligtas ang inyong mga kaluluwa. Ang kaugnayan ko sa inyo ay hindi isinasaalang-alang ni Allah. O 'Abbas ibn 'Abd al Muttalib, ang kaugnayan ko sa iyo ay hindi isinasaalang-alang ni Allah. O Safiyyah, aking tiyahin, ang kaugnayan ko sa iyo ay hindi isinasaalang-alang ni Allah. O Fatimah, aking anak, hilingin mo sa akin ang alinmang bahagi ng aking kayamanan at ito ay ibibigay ko sa iyo; ngunit tungkol sa sarili mong kaligtasan, ang kaugnayan ko sa iyo ay hindi isinasaalang-alang"

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng dalawang berso.
2. Ang kasaysayan ng Uhud.
3. Ang mapagpakumbabang panalangin ng pinakadakilang Propeta at ang "mga amen" ng mga pinakadakilang santo.
4. Na ang mga taong tinatawagan nang laban ay mga di-sumasampalataya.
5. Na sila ay nakagawa ng higit na mabigat na pagkakasala kaysa sa mga ginawa ng maraming di-sumasampalataya, tulad ng pananakit nila sa kanilang propeta, ng paghahangad nila na patayin siya, ng pagputol nila sa katawan ng mga

namatay na Muslim na malalapit nilang kamag-anak.

6. Na sa kabila ng lahat ng ito ay isiniwalat ni Allah ang berso, "ang bagay na ito ay wala sa inyong kapangyarihan".
7. Nang isiwalat ang mga salita ni Allah "alinman sa patawarin Niya o parusahan ang mga ito", pinatawad Niya ang mga ito at sila ay naniwala.
8. Pananawagan *(Qunut)* sa panahon ng mga kapahamakan.
9. Pagbanggit sa pangalan ng pinananawagan nang laban sa *salat*.
10. Pananawagan sa sumpa ng Diyos sa isang natatanging tao.
11. Ang kalagayan ng Propeta sa pagsisiwalat ng berso "At balaan ang inyong mga kaanak at kalipi".
12. Ang pagiging dibdiban ng Propeta tungkol dito, at ang paggawa niya noon na dahilan lamang doon ay matuturing na kabaliwan. Ang katumpakan ngayon ng paliwanag.
13. Ang pahayag ng Propeta sa malapit na kaanak at sa malayong kapwa: "Ang kaugnayan ko sa inyo ay hindi isinasaalang-alang ni Allah," kahit na sa kanyang anak na si Fatimah. Ang ganitong tapat na pagpapahayag ng katotohanan ng Puno ng mga Propeta hinggil sa Ina ng Kababaihan ay may malaking pagkakaiba sa pagkakaugnay ng mga taong makapangyarihan sa kasalukuyang daigdig. Sa gayon ay lalong tumitingkad ang katotohanan ng *tawhid* at ang pamumukod ng Islam.

# KABANATA XVI

## "Kapag (sa Araw ng Paghuhukom) ay Nawala ang Takot sa Kanilang mga Puso at Itanong sa Kanila: Paano kayo Hinatulan ng Inyong Panginoon? Sumagot Sila: 'Makatarungan. Si Allah ang Pinakamataas, ang Pinakadakila'".

Sa Sahih ay iniulat na isinalaysay ni Abu Hurayrah-RAA- na sinabi ng Propeta-SAAS-: "Pagsapit ng paghuhukom ng Diyos, papagaspas ang pakpak ng mga anghel sa pangangayupapa. Sa mga hinukuman ay tatanggapin nila ang paghuhukom nang mapayapa at nasisiyahan. Mawawala ang takot sa kanilang mga puso. Kapag tinanong sila 'Paano kayo hinatulan ng iyong Panginoon?' sumagot sila: 'Makatarungan! Si Allah ang pinakamataas, ang Pinakadakila'. Ang paghuhukom ay lihim na narinig ng patung-patong na mga alipuris ni Satanas, at ito ay pinakialaman nila, binigyan ng ibang kahulugan at ipinasa sa demonyo sa ibaba, at pababa nang pababa hanggang sa makarating sa manghuhula o salamangkero ilang saglit bago ito tamaan ng tala at pigilin ang pagpapasa. Sa gayon, bago ito sumapit sa lupa ay lalos na ang mensahe subalit ito ay pinaniniwalaan pa rin ng mga bulag na tagapakinig nito".

Iniulat ni Al Nawwas ibn Sam'an-RAA- na

sinabi ng Propeta ni Allah-SAAS-: "Kapag may gustong isiwalat si Allah sa tao, binibigkas Niya ang mga salitang isisiwalat. Dahil dito ay nangangatal ang kalangitan, sa takot sa kanya. Nawa'y purihin at dakilain Siya! Nang sumapit ang salita ng Diyos sa mga nasa langit, sila ay nangabigla at nagpatìrapa. Ang unang nag-angat ng ulo ay ang anghel na si Jibril, na itinalaga ni Allah na maghatid ng isiniwalat. Pagkaraan ay dinaanan ni Jibril ang ibang anghel sa iba't ibang kalangitan, at sa bawat himpilan ay tinanong siya, 'Ano ang sinabi ng Ating Panginoon, O Jibril?, Sumagot siya: 'Sinabi Niya ang katotohanan; Siya ang Pinakamataas, ang Pinakadakila' at inulit ng lahat ang kanyang sinabi. Pagkatapos ay tumuloy si Jibril sa patutunguhan niya na utos ni Allah, ang Pinakamataas".

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng berso, "Kapag nawala ang takot sa kanilang mga puso..."
2. Ang mabisang puwersa ng paliwanag ng berso laban sa *shirk*, laluna laban sa pag-asa sa pamamagitan ng mga santo. Ang berso ay malimit na sinasabi na sumisira sa suhay ng *shirk*.
3. Ang pagpapaliwanag ng mga salita: "Sumagot sila: 'Makatarungan! Si Allah ang Pinakamataas, ang Pinakadakila'."
4. Ang dahilan ng pagtatanong sa kanila.
5. Na sinagot sila ni Jibril, 'Ganito ang sinabi ni Allah, kaya".

6. Na ang unang nag-angat ng ulo pagkaraan ng pagpapatirapa ay si Jibril.
7. Na inilahad ni Jibril ang balita sa lahat ng nasa langit sapagkat tinanong siya ng mga ito.
8. Na ang pagkagulat sa sinabi ng Diyos ay lumulukob sa lahat ng kalangitan at sa mga nilikha doon.
9. Ng kalangitan na nangangatal sa mga salita ni Allah.
10. Na si Jibril ang naghatid ng mga isiniwalat na salita nang utusan siya ni Allah na gawin iyon.
11. Ańg lihim na pakikinig ng mga demonyo.
12. Na sila ay patung-patong.
13. Paghahatid sa mga tala.
14. Na kung minsan ay tumatama ang tala sa demonyo bago niya maihatid, at kung minsan ay pagkahatid niya, ng salita sa kanyang sugong tao.
15. Na maaaring kung minsan ay sinasabi ng manghuhula ang katotohanan.
16. Na kasabay ng katotohanang iyon ay daan-daang kasinungalingan ang sinasabi ng manghuhula.
17. Na kung minsan ay totoo ang mga kasinungalingan ng manghuhula, subalit sa bisa lamang ng narinig mula sa kalangitan.
18. Ang pagtanggap ng mga tao sa kasinungalingan; ang pagkaakit nila sa minsang pagsasabi ng katotohanan ng manghuhula, at ang pagkalimot sa natitirang siyamnapu't siyam na hindi katotohanan.

19. Na ang salita ay nagpapasalin-salin sa mga tao, isinasaulo at ginagamit sa kapakinabangan.
20. Pagtatakda ng mga banal na katangian, laban sa walang kinikilingang *(mu'attilah)* mga pahayag ni al Ash'ariyyah.
21. Na ang pagkagulat at pangangatal ng langit ay bunga ng takot sa Makapangyarihang Allah.
22. Na ang lahat ng nilikha sa langit ay nagpapatirapa pagkarinig sa salita ni Allah.



# KABANATA XVII

## Pamamagitan

Sinabi ni Allah -Nawa'y purihin at luwalhatiin Siya-: "Dalhin ninyo ito (Koran) sa mga natatakot sa paghuhukom ng kanilang Panginoon, bilang isang babala. Bukod sa Kanya, sila ay walang kaibigan ni tagapamagitan... Sabihin, Kay Allah ang lahat ng pamamagitan'... Sino ang mangangahas mamagitan sa kanya maliban kung inihahabilin o ipinahihintulot Niya? ... At ilang anghel sa langit ang mabibigong mamagitan para sa akin, kung hindi sila pinahihintulutan ni Allah at nasisiyahan sa kanilang pamamagitan?... Sabihin: 'Manawagan sa iba na bukod kay Allah na sinasabi ninyo (na makatutulong sa inyo). Matutuklasan ninyo na wala sila ni katiting na kapangyarihan, maging sa langit o sa lupa?'"

Sinabi ni Abu al 'Abbas: "Itinanggi ni Allah ang lahat ng sinasabi ng mga di-sumasampalataya hinggil sa mga kapangyarihan ng mga pinararangalan nila bukod sa Kanya. Walang sinuman, bukod sa Kanya, ang may pag-aari o kapangyarihan, walang sinumang makatutulong sa kanila. Tanging pamamagitan ang nalalabi. Subalit pinatunayan Niya na ito ay tataglayin lamang ng pinagkalooban ng kaukulang pahintulot na mamagitan, tulad ng sinabi Niya:

'Walang sinumang makapamamagitan kay Allah maliban kung gusto Niyang ipahintulot'."

Bilang pangkalahatang kaurian ng Araw ng Paghuhukom na pinaniniwalaan ng mga di-sumasampalataya, ang pamamagitan ay itinatanggi ng Koran. Ipinabatid sa atin ng Propeta -SAAS- na sa Araw na iyon, "ay ihaharap siya kay Allah. Magpapatirapa muna siya at pupurihin si Allah, sa halip na humiling na mamagitan. Pagkaraan ay sasabihin sa kanya: 'Tumindig ka' Ngayon ay magsalita ka at ito ay diringgin. Humiling ka at ito ay ipagkakaloob. Mamagitan ka at ito ay igagawad'"

Sinabi ni Abu Hurayrah -RAA- sa Propeta -SAAS-: "Sino ang pinakamapalad na tao na nagkamit ng iyong pamamagitan?" Sumagot ang Propeta: "Siya na matapat na maninindigan na walang ibang Diyos kundi si Allah." Sa gayon, ang pamamagitan ay nauukol sa mga tapat na sumasampalataya. Ito ay iginagawad sa pahintulot ni Allah; at hindi ito nauukol sa mga nag-uugnay sa iba. Ang katotohanan ay iginagawad ni Allah *-subhanahu-* sa mga tapat na sumasampalataya ang pagpapala Niya sa pamamagitan niya (ng Propetang Muhammad) na pinili Niya upang itangi at iangat sa dakilang kalagayan. Tulad ng inilalahad sa Koran, at may panahong itinatanggi at pinatutunayan sa natatanging pagkakataong may tahasang pahintulot ng Diyos, ang pamamagitan ay walang *shirk.* At ito ay ipinagbawal pa ng Propeta -SAAS- sa mga tapat na sumasampalataya sa *tawhid.*

## Mga Dagdag na Paksa

1. Pagpapaliwanag ng binanggit sa itaas na mga berso ng Koran.
2. Ang uri ng pamamagitan na itinatanggi.
3. Ang uri ng pamamagitan na pinatutunayan.
4. Ang uri ng "dakilang pamamagitan" na nauukol sa may magandang kalooban (ng Propeta sa Araw ng Paghuhukom).
5. Ang paglalarawan sa kilos ng Propeta (sa Araw na iyon). Sa halip na pamamagitan ay nagsimula siya sa pagpapatirapa, at pagkaraan ay pinahintulutang ilahad ang kanyang pamamagitan.
6. Sino ang higit na karapat-dapat dito?
7. Ito ay hindi nauukol sa nag-uugnay sa iba.
8. Ang tunay na uri nito.



# KABANATA XVIII

## "Hindi Ikaw (Muhammad) ang Pumapatnubay sa mga Minamahal Mo sa Pananampalataya. Subalit Papatnubayan ni Allah ang Sinumang Loloobin Niya . . ."

Sa *Sahih* ay iniulat ni Ibn al Musayyib mula sa kanyang ama na nang malapit nang mamatay si Abu Talib ay nilapitan siya ng Propeta ni Allah -SAAS- at nakita na kasama niya sina 'Abdullah ibn Abu Umayyah at Abu Jahl. Sinabi ng Propeta: 'O amain, magpatunay ka na walang ibang Diyos kundi si Allah, at sa gayon ay makapagsumamo ako sa Kanya para sa iyo.' Sumagot si Abu Talib: "Tatalikuran mo ba ang relihiyon ni 'Abd al Muttalib? ' Inulit ng Propeta -SAAS- ang kahilingan. Matatag na inulit-ulit ni Abu Talib: 'Matapat sa relihiyon ni 'Abd al Muttalib.' hanggang sa malagutan siya ng hininga. Sinabi ng Propeta: 'Subalit patuloy kong ipananalangin ang pagpapatawad sa iyo hangga't hindi ipinagbabawal na gawin ko iyon.' Noon isiniwalat ni Allah -nawa'y purihin at luwalhatiin Siya -ang berso: 'Hindi pinahihintulutan ang Propeta at ang mga sumasampalataya na ipanalangin ang pagpapatawad sa mga di-sumasampalataya;' at tungkol kay Abu Talib:

'Hindi ikaw (Muhammad) ang pumapatnubay sa mga minamahal mo sa pananampalataya. Subalit papatnubayan ni Allah ang sinumang loloobin Niya'."

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang pagpapaliwanag ng berso sa Koran: "Hindi ikaw ang pumapatnubay sa mga minamahal mo..."
2. Ang pagpapaliwanag ng berso sa Koran: "Hindi pinahihintulutan ang Propeta at ang mga sumasampalataya na ipanalangin ang pagpapatawad sa mga di-sumasampalataya."
3. Ang malaking katanungan sa kahulugan ng utos ng Propeta sa kanyang amain: "Sabihin, 'Walang ibang Diyos kundi si Allah," na tinututulan ng mga nagsasabing nakaaalam.
4. Na alam ni Abu Jahl at ng mga kasama niya ang hangarin ng Propeta nang hilingin niya sa kanyang amain na sambitin "Walang ibang Diyos kundi si Allah." Sa gayon ay inihantad ni Allah ang kapangitan ng tao na ang kaalaman sa diwa at pinagmulan ng Islam ay mababa kaysa kay Abu Jahl.
5. Ang pagmamalasakit ng Propeta na magbalikloob ang kanyang amain sa Islam.
6. Ang pagpapabulaan sa pahayag na si Abd al Muttalib at ang kanyang mga ninuno ay napasakop sa Islam.
7. Na ang Propeta -SAAS- ay nanalangin para sa pagpapatawad sa kanya (kay 'Abd al Muttalib), subalit tinanggihan ni Allah ang panalangin

at pinagbawalan ang Propeta na ulitin iyon.

8. Ang pinsalang magagawa ng masasamang tao sa kanino man.
9. Ang pinsala ng pagpapalakas sa mga pinuno at sa mga ninuno.
10. Ang kasinungalingan ng salungat na pahayag, higit sa lahat ay ang pahayag ni Abu Jahl hinggil dito.
11. Ang katibayan na ang kabuluhan ng mga gawa ay nasasalalay sa kanilang wakas. Kung nagpatunay si Abd al Muttalib sa hinihiling sa kanya, malamang na siya ay naligtas.
12. Ang kinalalagyan nitong (huling) paliwanag sa puso ng mga naliligaw ng landas. Nalalahad sa kuwento na hindi sila nakipagtalo sa kanya maliban sa batayan nito, sa kabila ng labis at paulit-ulit na pagsasalita ng Propeta. Dahil sa lawak at linaw ay tinakdaan nila ang pagtatalo dito.



# KABANATA XIX

## Ang Sanhi ng Di-Pananampalataya ay ang Pagpapalabis sa Kabuluhan ng Banal

Sinabi ni Allah -Nawa'y purihin at luwalhatiin Siya-: "O Lipi ng Aklat, Huwag magpapalabis sa relihiyon." Sa *Sahih* ay may puna si Ibn Abbas -RAA- tungkol sa berso. "At sinabi nila: 'Huwag tatalikuran ang inyong mga diyos, maging si Wadd, Suwa', Yaghuth, Ya'uq, o si Nasr," tulad sa sumusunod: "Ito ay pangalan ng mga banal na tao, mga supling ni Nuh. Nang sila ay mamayapa, hinikayat ni Satanas ang kanilang lipi na magtayo ng mga estatwa bilang parangal sa mga ito at pangalanan ang mga estatwa ng ngalan ng mga namayapa. Nang lumaon, nang makalimutan ang kanilang mga pinagmulan, ang labis na pagtatangi sa mga ito ay nauwi sa pagsamba."

Iniulat ni Ibn al Qayyim mula sa Muslim at sa al Bukhari na pagkamatay ng maraming ninuno ay nagtayo ng mga estatwa nila sa kanilang mga puntod at nang lumaon ay sinamba ang mga ito na mga diyus-diyusan. Iniulat ni 'Umar na sinabi ng Propeta -SAAS-: "Huwag ninyo akong palalakasin na tulad ng pagpapalakas ng mga Kristiyano sa anak

ni Maryam, ako ay isa lamang nilalang. Tawagin ninyo ako na nilalang ng Diyos, ang kanyang alagad at sugo." Idinagdag niya na ipinayo ng Propeta -SAAS-: "Huwag magpapalabis (sa mga bagay na nauukol sa relihiyon). Ang mga sinundan ninyo ay nasawi dahil sa kanilang pagpapalabis." Iniulat ng Muslim mula kay Ibn Mas'ud na sinabi ng Propeta -SAAS-: "Ang mga nagpapalabis ay nasawi" at tatlong ulit na sinabi ito.

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Na sinumang nakauunawa sa sinundan at susunod na mga kabanata ay nakababatid sa pamumukod ng Islam, kumikilala sa dakilang kapangyarihan ni Allah at sa kakayahan Niya na baguhin ang kalooban ng sangkatauhan.
2. Na ang unang *shirk* sa kasaysayan ay naganap kaugnay sa banal.
3. Ang unang pagbabago sa relihiyon na ipinangangaral ng mga propeta, kahit na ang mga ito ay isinugo ni Allah.
4. Ang pagtanggap sa mga maling pagbabago, kahit na ang mga ito ay lumilihis sa mga nakatakdang batas at lumalabag sa likas na katwiran.
5. Na ang sanhi ng lahat ng ito ay ang paghahalo ng totoo sa mali. Ang una ay pagpapahalaga sa banal; at ang ikalawa ay isang gawa ng marunong na may mabuting layon, na ipinagkamali sa ibang bagay ng mga sumunod na henerasyon.
6. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Nuh".

7. Ang katangian ng tao na tumututol sa katotohanan at gumagawi sa kasinungalingan.
8. Ang tradisyunal na kinikilalang katibayan na ang maling pagbabago ay humahantong sa di pananampalataya.
9. Ang pagtiyak ni Satanas ng ganap na kahahantungan ng pagbabago sa kabila ng mabuting hangarin nito.
10. Ang pangkalahatang simulain na pagbabawal ng pagpapalabis at kaalaman sa mga kahihinatnan nito.
11. Ang kasamaan ng matagal na mga pagdalaw sa mga puntod, kahit na ito ay may mabuting layon.
12. Ang katalinuhan ng pagbabawal sa mga estatwa at pag-aalis ng mga ito upang hindi makita.
13. Ang kahalagahan ng ulat na ito at ang patuloy na paggunita dito.
14. Ang lubhang kakatwang kalagayan ng mga bumasa ng kasaysayan sa mga aklat ng banal na kasulatan at sa kabila ng kaalaman nila sa napapaloob na mga kahulugan ay naniniwala na ang lipi ni Nuh ang nakagawa ng pinakamabuting paraan ng pagsamba, na ang ipinagbawal ni Allah at ng Kanyang Propeta ay hayag at malinaw na di-pananampalataya lamang na paglabag ng kinauukulan. Ito ay waring inihiwalay ni Allah ang kanilang kalooban sa katwiran nila.
15. Paglilinaw na wala silang ibang hinahangad kundi ang pamamagitan.
16. Ang kanilang palagay na ang unang nagtakda ng

mga diyus-diyusan ay walang ibang nilalayon.

17. Ang dakilang kaluwalhatian ng aral ng Propeta. "Huwag ninyo akong palalakasin na tulad ng pagpapalakas ng mga Kristiyano sa anak ni Maryam". Nawa'y sumakanya ang kapayapaan at pagpapala ni Allah dahil sa napakalinaw na paghahatid ng mensahe.
18. Ang payo niya sa atin na ang pagpapalabis sa relihiyon ay nagdudulot ng kapahamakan.
19. Ang paliwanag na sila (ang mga diyus-diyusan) ay hindi sinamba kundi nang makalimutan ang kaalaman ng pinagmulan nila. Ang kahalagahan ng kaalaman sa kasaysayan at ang kawalang-halaga ng pagkawala nito.
20. Na ang sanhi ng pagkawala ng kaalaman ay ang panahon (ang pagkamatay ng mga tauhan nito).



# KABANATA XX

## Ang Pagsumpa sa Sumasamba sa Diyos sa Puntod ng Banal at Laluna sa Sumasamba sa Huli

Sa *Sahih* ay iniulat ni 'A'ishah-RAA-": "Sinabi ni Umm Salmah sa Propeta ni Allah-SAAS- na nakita niya sa Abyssinia ang isang simbahan na puno ng imahen at estatwa. Sinabi ng Propeta: "Sila ang pinakamasama sa lahat ng nilalang: 'Kapag ang isang banal na kasapi ng kanilang pangkat ay namatay, sila ay nagtatayo ng simbahan sa ibabaw ng puntod nito at inilalagay nila rito ang lahat ng uri ng imahen para sa kanya. Pinagsasama nila ang dalawang pagkakasala na pagsamba sa puntod at paglalagay ng mga imahen'".

Gayundin, iniulat ng dalawang *Sahih* mula kay 'A'ishah, mula kay Umm Salmah, na nang magkaroon ng karamdaman ang Propeta-SAAS- ay tinakpan niya ang kanyang mukha ng itim na tela hanggang sa hindi siya makahinga. Pagkaraan ay sinabi niya, habang iniaalis ang tela: "Sumpain ang mga Hudyo at Kristiyano na ginawang sambahan ang mga puntod ng kanilang mga propeta. Huwag kayong gagaya sa kanila". Inilahad sa *hadith* na ito ang dahilan kung

bakit hindi nakaangat sa lupa ang kanyang puntod; sapagkat pinangangambahan na baka ito gawing isang moske".

Iniulat ng Muslim mula kay Jundub ibn 'Abdulla na narinig niyang sinabi ng Propeta, limang araw bago ito mamatay: "Ipinahahayag ko saksi si Allah na sinuman sa inyo ay hindi ko itinuring na aking *Khalil* (natatanging malapit na kaibigan). Ako ay itinuring ni Allah na *khalil* Niya, tulad ng pagtuturing Niya kay Ibrahim. Kung ito ay gagawin ko, ang magiging *khalil* ko ay si Abu Bakr. Ginagawang sambahan ng mga nauna sa inyo ang puntod ng kanilang mga propeta. Huwag kayong susunod sa kanila".

Kaya't ipinagbawal ng Propeta ang gawang iyon at isinumpa ang taong gagawa nito. Ganoon din ang pagsasagawa ng *salat* sa isang puntod, kahit na walang itinayong moske sa lugar na iyon. Iyon ang kahulugan ng pahayag, "Pinangangambahan na baka ito gawing isang moske". Ang mga kasama ay hindi dapat magtayo ng moske sa puntod ng Propeta. Ang alinmang lugar ay isang moske kung ang layon ay ukol sa *salat*, o kung isinasagawa dito ang *salat*, tulad ng sinabi ng Propeta-SAAS-: "Sa akin ang buong mundo ay isang moske, isang lugar na malinis (sa pagsasagawa ng *salat*'."

Iniulat ni Ahmad sa pamamagitan ng matatag na *isnad* na buhat pa kay Ibn Mas'ud ang sumusunod na *marfu' hadith* ng Propeta: "Masasaksihan ng ilang pinakamasamang tao ang pagdatal ng Oras, gayundin ang mga nagtuturing sa kanilang mga puntod na mga moske". Ang *hadith* na ito ay iniulat

din ni Abu Hatim sa kanyang *Sahih*.

**Mga Dagdag na Paksa**

1. Ang pahayag ng Propeta tungkol sa tao na nagtayo ng isang moske, na may mabuting hangarin, upang dito sambahin si Allah sa puntod ng isang banal na tao.
2. Ang pagbabawal sa mga imahen. Ang bigat ng pagkakasala.
3. Ang katalinuhan ng pagbibigay-diin ng Propeta: Ipinakita muna niya kung paano nangyayari ang kasamaan. Limang araw bago siya mamatay ay inulit niya ang pagbabawal. Waring hindi pa nasisiyahan sa lahat ng ito, ang mga huling pahayag niya ay naglalayong patotohanan ang kanyang naunang paninindigan.
4. Ang pagbabawal niya sa gayong paggamit ng kanyang sariling puntod, kahit hindi pa naitatayo ang puntod.
5. Na ito ang kinagawian ng mga Hudyo at Kristiyano sa puntod ng kanilang mga propeta.
6. Ang pagsumpa sa kanila ng Propeta dahil sa gawang iyon.
7. Ang hangarin niya ay balaan tayo laban sa katulad na paggamit sa kanyang puntod.
8. Ang dahilan ng hindi pag-aangat ng kanyang puntod.
9. Ang mga kahihinatnan ng pagtuturing sa puntod na isang moske.
10. Ang pagsasama niya sa mga tagasunod ng gawang

ito sa mga labi ng Huling Oras. Ang pagtukoy niya sa kailangang *shirk* at ang mga ibubunga nito bago ito maganap.

11. Ang pagtanggi niya sa dalawang pinakamasasamang sekta, sa kanyang talumpati limang araw bago siya mamatay. May mga paham na inalis ang dalawang kinauukulang sekta sa 72 pangkat (na binubuo ng mga Muslim) at tinukoy ang mga ito na *Rafidah* at *Jahmiyyah.* Dahil sa nauna, na unang nagtayo ng mga moske sa mga puntod, ay nagkaroon ng *shirk* sa mga Muslim.
12. Ang matinding hirap ng pagkamatay na sumapit sa Propeta ni Allah-SAAS.
13. Ang pakikipagkaibigan ng kanyang mga kasama na pagpapala sa kanya.
14. Ang pagpapaliwanag na ang pakikipagkaibigang iyon ay nakahihigit sa pagmamahal.
15. Ang pagpapaliwanag na pinakamatalik niyang kaibigan si (Abu Bakr) al Siddiq.
16. Ang pagbanggit sa kanyang kalipato (paghalili sa Propeta).



# KABANATA XXI

## Dahil sa Labis na Paggalang sa mga Puntod ng mga Santo ay Nagiging mga Diyus-diyusan ito na Sinasamba

Iniulat ni Malik sa kanyang *Muwatta* na sinabi ng Propeta ni Allah-SAAS-: "O Panginoon! Nawa'y huwag maging layon ng pagsamba ang aking puntod. Ang pagkapoot ni Allah ay natutuon sa mga nagtuturing na mga moske ang puntod ng kanilang mga santo". Iniulat ni Ibn Jarir (al Tabari) mula sa Sufyan, mula kay Mansur, mula kay Mujahid, ang tungkol sa berso "Isaalang-alang sina at Lat at al 'Uzza..." Kaya't sinabi ng Propeta: "Noon ay inaasikaso niya (alinman sa mga diyos na ito) ang mga peregrino sa pamamagitan ng paghahanda ng tinapay para sa kanila. Nang mamatay siya ay nagsimula silang mamalagi sa kanyang puntod ng matagal na pagdalaw" Ito rin ang iniulat ni Abu al Jawza mula kay Ibn 'Abbas.

Iniulat ni Ibn 'Abbas-RAA- na isinumpa ng Propeta-SAAS- ang mga babae na dumadalaw sa mga puntod, gayundin ang mga lalaki, na nagtayo ng moske at naglagay ng ilaw sa mga iyon. Ang *hadith* na ito ay pinatutunayan ng mga may-akda ng *Sunan.*

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang pagpapaliwanag ng mga diyus-diyusan.
2. Ang pagpapaliwanag ng pagsamba.
3. Na ang Propeta-SAAS- ay hindi nanawagan kay Allah maliban kung may napipintong panganib.
4. Ang pagsasama niya sa kategoryang ito (ng napipintong panganib) ng pagtuturing na mga moske ang mga puntod.
5. Ang malaking pagkapoot ng Dakilang Maykapal.
6. Ang mga paraan ng pagsamba kay al Lat, ang pinakadakilang diyus-diyusan (bago sumapit ang Islam).
7. Na ang pinagmulan nito ay ang puntod ng isang banal na tao.
8. Na ito ang pangalan ng tao na nakalibing sa puntod na iyon.
9. Ang kahulugan ng pagtawag dito sa pangalan nito. Ang pagsumpa sa mga babaing dumadalaw sa mga puntod.
10. Ang pagsumpa sa paglalagay ng mga ilaw sa mga puntod.



# KABANATA XXII

## Ang Pangangalaga ng Propeta sa *Tawhid* at sa Paghadlang niya sa mga Daan Tungo sa *Shirk*

Sinabi ni Allah-*ta'ala*-: "Ngayon ay napasainyo ang isang Propeta na nagmula sa inyo. Ikinalulungkot niya na kayo ay masasawi..."

Iniulat ni Abu Hurayrah-RAA- na sinabi ng Propeta-SAAS-: "Huwag magtatayo ng mga puntod sa inyong mga tahanan. Huwag pagdarausan ng pagdiriwang ang alinmang puntod. Manalangin kay Allah alang-alang sa akin. Ang inyong mga panalangin ay makararating sa akin saanman ninyo gawin ito" Itinala ni Abu Dawud ang *hadith* na ito sa pamamagitan ng mahusay na *isnad* tulad ng ginawa ng iba pang mapananaligang tagalikom ng *hadith*. Iniulat sa *Al Mukhtarah* na nakita ni 'Ali ibn al Husayn-RAA- ang isang lalaki na pumunta sa isang sulok malapit sa puntod ng Propeta-SAAS- at bilin sa kanya: "Gusto mo bang malaman ang isang *hadith* ng Propeta-SAAS- na narinig ko (ang nagsasalaysay) na sinabi ng aking ama, mula sa aking lolo? Sinabi ng Propeta: 'Huwag pagdarausan ng pagdiriwang ang aking puntod, at huwag magtatayo ng mga puntod

sa inyong mga tahanan. Ang inyong mga pagbati ay makararating sa akin saanman kayo naroon!".

---

## Mga Dagdag na Paksa

---

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Bara'ah".
2. Ang paglalayo niya (ng Propeta) ng kanyang *ummah* sa panganib na ito.
3. Ang kanyang pagmamalasakit, pagdamay at pagmamahal sa atin.
4. Ang pagbabawal niya ng pagdalaw natin sa kanyang puntod sa isang takdang paraan (na kasundo ng *tawhid* bagama't ang pagdalaw sa kanya ay isang napakabuluhang gawa.
5. Ang pagbabawal niya ng labis na pagdalaw natin.
6. Ang tagubilin niya na pagsasagawa ng mga labis na panalangin sa tahanan.
7. Na sa kanila (mga Kasama) ay hindi dapat isagawa ang *salat* sa isang libingan.
8. Ang paliwanag niya na ang panalangin kay Allah para sa kanya at ang pagbati sa kanya ay makararating saanman naroroon, gaano man kalayo. Kaya't hindi na kailangan ang pisikal na paglalapit.
9. Na siya ay nasa al Barzakh sa lugar na iniharap sa kanya ang mga gawa ng kanyang mga tagasunod, kabilang ang mga panalangin at pagbati ng mga ito.



# KABANATA XXIII

## Na May mga Kabilang sa *Ummah* na Sumasamba sa mga Diyus-diyusan

Sinabi ni Allah-*ta'ala*-: "Pagmasdan! Ang mga pinagkalooban ng bahagi ng Aklat ay naniniwala sa pangkukulam at pagsamba sa diyus-diyusan... Bibigyan ko pa ba kayo ng mga halimbawa na higit na masama sa bisa ng paghuhukom na nagmula sa Diyos? Sila ang mga isinumpa ng Diyos, na nagpala ng poot Niya at sumamba sa mga diyus-diyusan, at ginawang mga unggoy at baboy... Sinabi ng mga nanaig sa kanila: 'Magtayo tayo sa kanila ng isang sambahan'."'

Iniulat ni Abu Sa'id-RAA- na sinabi ng Propeta-SAAS-: "Napakadilim ng inyong katayuan kaya't tiyak na susunod kayo sa yapak ng mga nauna sa inyo, sa bawat hakbang at sa bawat panahon, kahit na ang daan ay patungo sa lungga ng buwaya." Sinabi nila: "O Propeta ni Allah (ang ibig ba ninyong sabihin ay susunod kami sa yapak) ng mga Hudyo at Kristiyano?" Siya ay sumagot: "(Kung hindi dito), ay kanino?" Iniulat ng Muslim mula kay Thawban -RAA- na sinabi ng Propeta-SAAS-: "Ipinakita sa akin ni Allah-*ta'ala*- ang mundo, ang silangan

# KABANATA XXV

## Ang mga Uri ng Pangkukulam

Iniulat ni Ahmad: "Isinalaysay ni Muhammad ibn Ja'far mula kay 'Awf, mula kay Hayyan ibn al 'Ala', mula kay Qatan ibn Qabisah, mula sa kanyang ama, na narinig niyang sinabi ng Propeta-SAAS-: "Ang *al 'Iyafah, al Tarq, al Tiyarah* (tatlong uri ng dibinasyon) ay pawang mga halimbawa ng pangkukulam".

Sinabi ni 'Awf: "Ang *al 'iyafah* ay pagpapalipad sa isang ibon. Ang *al Tarq* ay isang linya na iginuhit sa lupa. Sinabi ni Al Hasan: "Ang *al jibt* ay pakikinig sa tinig ni Satanas". Ang huling paliwanag ay pinatunayan sa pamamagitan ng mabuting *isnad* ni Abu Dawud, al Nasa'i at Ibn Hibban sa kanilang mga katipunan ng *hadith*.

Iniulat ni Abud Waud sa kanyang *Sahih* na isinalaysay ni Ibn 'Abbas-RAA- na sinabi ng Propeta-SAAS-: "Ang sinumang huhugot ng anumang karunungan mula sa mga bituin ay nakagawa ng pangkukulam; higit ang sa isa, higit ang sa kabila."

Iniulat sa atin ni Al Nasa'i ang *hadith* ni Abu Hurayrah: "Ang sinumang gumawa ng buhol at

bumuga dito ay nakagawa ng pangkukulam, at sa gayon ay ng *shirk*. Ang sinumang magsuot ng agimat o anting-anting ay sasailalim sa kapangyarihan nito-(na wala)". Iniulat ng Muslim na narinig ni Ibn Mas'ud na sinabi ng Propeta-SAAS-: "Sasabihin ko ba sa inyo kung ano ang *al 'adh* (sa literal na kahulugan ay pagsisinungaling at, sa pagsasagawa, pangkukulam)? Ito ay pagkakalat ng maling balita na ang layon ay pagkakalat ng kasamaan at poot"

Iniulat ng dalawang tagalikom ng *Sahih* mula kay Ibn 'Umar-RAA- na sinabi ng Propeta ni Allah-SAAS-: "Ang kagalingang magsalita ay maaaring maging (napakaganda na ito ay tumatayong) pangkukulam".

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Na ang binanggit na tatlong paraan ng dibinasyon ay mga halimbawa ng pangkukulam.
2. Ang pagpapaliwanag ng tatlong paraan nito.
3. Ang astrolohiya ay isang uri ng pangkukulam.
4. Ang paggawa ng mga buhol at ang pagbuga sa mga ito ay pangkukulam.
5. Ang pagkakalat ng maling balita na may masamang hangarin ay pangkukulam.
6. May mga uri ng kagalingang magsalita na pangkukulam.



# KABANATA XXVI

## Tungkol sa mga Manghuhula at sa mga Katulad Nila

Iniulat ng Muslim sa kanyang *Sahih*, mula sa ilang asawa ng Propeta-SAAS- na sinabi niya: 'Ang sinumang pumunta sa isang manghuhula at naniwala sa sinabi nito ay hindi tatanggapin ang kanyang mga panalangin sa loob ng susunod na apatnapung araw. Isinalaysay ni Abu Dawud sa kanyang *Sahih*, mula kay Abu Hurayrah na sinabi ng Propeta: "Ang sinumang pumunta sa isang pari (manghuhula) at naniwala sa sinabi nito ay nakagawa ng paglapastangan sa Diyos, at itinanggi ang isiniwalat kay Muhammad-SAAS"

Pawang iniulat ng apat pang tagalikom ng *hadith* at ni al Hakim ang *hadith* ni Abu Hurayrah at inuri ito na tunay *(sahih)* batay sa kanilang pamantayan, gaya ng sumusunod: "Ang sinumang pumunta sa isang manghuhula o pari at naniwala sa sinabi ng sinuman dito ay itinanggi ang pagsisiwalat ni Muhammad-SAAS-". Iniulat ni Abu Ya'la ang gayon ding *hadith* mula kay Ibn Mas'ud sa pamamagitan ng mabuting *isnad*, subalit bilang isang *mawquf*.

Iniulat ni ‘Imran ibn Husayn ang sumusunod na *marfu hadith:* “Hindi nabibilang sa atin ang may paniniwala na anumang danasin niya, kahit mabuti o masama, ay isiniwalat sa kanya sa pamamagitan ng isang pangitain, pari, manghuhula o mangkukulam; na nagsasagawa ng ganoong dibinasyon para sa iba. Ang sinumang pumunta sa isang pari at naniwala sa sinabi nito, ay itinatanggi ang isiniwalat ni Muhammad-SAAS”. Ang *hadith* na ito ay isinalaysay ni al Bazzar sa pamamagitan ng mabuting *isnad,* ni al Tabarni sa *Al Awsat* na nagbuhat kay Ibn ‘Abbas. Subalit ang huling pangungusap ng *hadith* ay hindi isinama sa pangatlong bersiyon.

Sinabi ni Al Baghawi: “Ang manghuhula *(al arraf)* ay isang tao na nagsasabing nakaaalam ng mga pangyayari tulad ng mga nawawalang bagay, ng kinaroroonan ng isang nawawalang hayop, at ng katulad na mga pangyayari sa pamamagitan ng mga pangitain”. May mga tumatawag sa ganoong tao na isang pari; subalit ang pari ay isang tao na humuhula sa hinaharap, na nagsasapantaha sa mga iniingatang lihim ng iba. Sinabi ni Abu al ‘Abbas ibn Taymiyyah: “Ang *al 'arraf* ay tawag sa isang pari, astrologo, manghuhula o sa iba pa na nagsasabing may nalalaman sa mga paraang ito” Ayon kay Ibn ‘Abbas, ang mga tao na nagsasagawa ng astrolohiya at nagmamasid sa mga bituin ay: “Sinumang gumagawa ng ginagawa nila ay hindi magkakaroon ng kahati sa banal na pagpapala”.

## Mga Dagdag na Paksa

1. Hindi kailanman makapaniniwala ang isang tao sa pari at sa *iman*
2. Ang panghuhula ay di-pananampalataya.
3. Pakikinig sa manghuhula.
4. Pagsumpa sa tao na pinag-uukulan ng mga pangitain.
5. Pagsumpa sa tao na ginagawan ng salamangka.
6. Pagsumpa sa tao na natutuo ng sining ng "Abu Jad"
7. Pagkakaiba ng pari sa manghuhula.



# KABANATA XXVII

## Tungkol sa *Nushrah* (Pagsira sa Gayuma)

Iniulat ni Ahmad sa pamamagitan ng mabuting *isnad,* at gayundin si Abu Dawud, mula kay Jabir na ang Propeta -SAAS-: ay tinanong tungkol sa *al nushrah* o pagsira sa mga gayuma. Sumagot siya: "Ito ay kagagawan ni Satanas. "Tinanong si Ahmad tungkol dito at siya ay sumagot: "Kinasusuklaman ni Ibn Mas'ud ang lahat ng ito".

Iniulat ni Al Bukhari mula sa Qatadah: "Tinanong ko si Ibn al Musayyid kung ang isang lalaki na ginayuma o nawalan ng kakayahan sa seks ay hindi dapat gamutin sa pamamagitan ng *nushrah* o sa iba pang paraan ng pag-aalis ng gayuma?". Sumagot siya: 'Ito ay mainam kung nilalayon sa isang bagay na mabuti. Ang makabubuti ay hindi ipinagbabawal (ng Propeta)". Sinabi ni Al Hasan: 'Ang isang mangkukulam lamang ang makasisira sa gayuma ng ibang mangkukulam."

Isinulat ni Ibn al Qayyim. "Ang *al nushrah* ay pag-aalis sa gayuma. Dalawa ang uri nito. Ang una ay ang pag-aalis ng gayuma sa pamamagitan ng pag-

gamit ng isa pang kontra-gayuma, at ito ay mala-Satanas at sa gayon ay ipinagbabawal. Ang paglalarawan ni Al Hasan ay nauukol dito, dili iba't ang sinasaniban ng gayuma at ang kanyang 'doktor' ay kapwa dumudulog kay Satanas at binibigyan siya ng kasiyahan kapalit ng pagsira sa gayuma. Ang ikalawa ay binubuo ng *ruqyah* (pagsira sa gayuma sa pamamagitan ng paghingi ng tulong sa mga tunay na kapangyarihang espiritwal) sa pamamagitan ng pagbanggit ng mga berso mula sa koran, mga gamot na parmasyutikal at gayundin ng mga matuwid na panalangin, at ito ay ipinahihintulot.

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagbabawal sa *al nushrah*
2. Ang pagkakaiba ng mga ipinagbabawal at ipinahihintulot na *nushrah*.



# KABANATA XXVIII

## Tungkol sa *Tatayyur* Pagbasa ng Masasamang Pangitain

Sinabi ni Allah-*ta'ala*-: "Tunay na ang anumang kasawian nila ay nagmula kay Allah, na hindi gaanong nalalaman ng marami sa kanila". Sinabi Niya-*ta'ala*-: "Sinabi nila, 'Ang inyong masasamang pangitain ay walang iba kundi ang sarili ninyong mga ideya".

Kapwa iniulat ng Muslim at ni Bukhari mula kay Abu Hurayrah-RAA- na sinabi ng Propeta ni Allah-SAAS-: "Walang *'adwa,* walang *tiyarah,* walang *hamah,* at walang *safar".* Sa *Sahih* ng Muslim ay idinagdag ang mga sumusunod na salita: "... at walang *'adwa* at walang *tiyarah* ngunit ang *fa'l* ay nakasisiya sa akin.' Sa gayon ay itinanong nila: 'Ano ang *al fa'l?* Sumagot ang Propeta: 'Ito ang mabuting salita'".

Sa pamamagitan ng mabisang *isnad* ay iniulat ni Abu Dawud na sinabi ni 'Uqbah ibn Amir: "Minsan ay binanggit ang *'Al Tiyarah* sa Propeta-SAAS- at sinabi niya: 'Ang pinakamahusay na paraan nito

ay *al fa'l* (pag-asa sa mabuting ibubunga o pag-asam na anumang pangyayari ay susundan ng higit na mahusay na pangyayari). Ito ay hindi binubuo ng hidwang paniniwala. Kapag nakatagpo ang isang Muslim ng isang di-kanais-nais, siya ay dapat manalangin: 'O Panginoon, Ikaw lamang ang May-akda ng lahat ng mabubuting bagay! Ikaw lamang ang May-akda ng lahat ng masasamang bagay! Walang anumang kapangyarihan at lakas matangi sa Iyo; at walang ibang landas kundi sa Iyo'".

Iniulat din ni Abu Dawud ang *marfu' hadith* ni Ibn Mas'ud: "Ang *al tiyarah* ay *shirk*, ang *al tiyarah* ay *shirk* ito ay banyaga sa atin. (Subalit kung ito ay namamalagi sa atin) papalisin ito ni Allah sa pamamagitan ng pagdulog at pananalig sa Kanya". Ang *hadith* na ito ay isinalaysay din ni al Tirmidhi.

Iniulat ni Ahmad mula kay Ibn 'Amir ang sumusunod na *hadith*: "Ang sinumang mahihimok na huwag gawin ang kanyang nilalayon sa pamamagitan ng *al tiyarah* ay nakagawa ng *shirk*. Itinanong nila: Paano mapagsisisihan ang ganoong kasalanan?' Sumagot ang Propeta: 'Sa pamamagitan ng pagpapatunay sa mga salitang ito: O Panginoon, Walang ibang mabuti kundi ang kabutihang ipinagkakaloob Mo! Walang ibang kasamaan kundi ang kasamaang itinatakda Mo. At walang ibang Diyos kundi Ikaw'. ' Iniulat din ni Ahmad ang *hadith* ni al Fadl ibn al 'Abbas-RAA-dili iba't "Ang isang tao ay nagkasala ng *al tiyarah* kung ang pasiya nito ay nakahimok sa kanya na magpatuloy o magpigil".

## Mga Dagdag na Paksa

1. Pagsasama ng berso, "Tunay na anumang kasawian nila ay nagmula kay Allah...", sa iisang pahayag, sa berso, "...Ang inyong masasamang pangitain ay walang iba kundı ang sarili ninyong mga ideya..."
2. Ang pagtanggi sa *al 'adwa.*
3. Ang pagtanggi sa *al tiyarah.*
4. Ang pagtanggi sa *al hamah.*
5. Ang pagtanggi sa *al safar.*
6. Na ang *al fa'l* ay hindi kabilang sa alinman sa mga ito, at ito ay kanais-nais.
7. Ang pagpapaliwanag ng *al fa'l.*
8. Na kung ang alinman sa mga ito ay makikita sa Muslim na laban sa kanyang kalooban, o sa kabila ng pagsumpa niya rito, ito ay hindi makasasama sa kanya. Ito ay papalisin ni Allah sa pamamagitan ng pagdulog at pananalig sa Kanya.
9. Ang uusaling panalangin saanman makikita ang alinman sa mga ito.
10. Pagpapahayag na ang *al tiyarah* ay bumubuo ng *shirk.*
11. Ang pagpapaliwanag ng kasumpa-sumpang pagbasa ng pangitain.



# KABANATA XXIX

## Tungkol sa Astrolohiya

Sa kanyang *Sahih* ay iniulat ni al Bukhari na sinabi ni Qatadah: "Nilalang ni Allah ang mga bituin dahil sa tatlong layunin: Bilang mga palamuti sa kalangitan, bala laban sa mga demonyo, at mga palatandaan na gabay ng mga naglalakbay. Ang sinumang nagpapalagay ng higit dito ay nagkakamali at nababawasan ang kanyang katangian bilang isang paham, sapagkat siya ay lalampas sa mga katakdaan ng kanyang sariling karunungan". Iniulat ni Harb na ang pag-aaral sa kilos ng buwan ay ipinahihintulot ni Ahmad at ni Ishaq, pinipigil ni Qatadah, at ipinagbabawal ni Ibn 'Uyaynah. Binanggit ni Ahmad sa kanyang *Musmad* at ni Ibn Hibban, sa kanyang *Sahih*, na iniulat ni Abu Musa na sinabi ng Propeta ni Allah-SAAS-: "Tatlo ang hindi makapapasok sa Paraiso, ang sugapa sa alak, ang nagtatakwil sa kamag-anak, at ang naniniwala sa pangkukulam."

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang katalinuhan ng paglalang sa mga bituin.
2. Pagtugon sa ibang sinasabing paniniwala.
3. Pagkakaiba sa pag-aaral ng mga kilos ng buwan.
4. Pagsumpa sa naniniwala sa pangkukulam at salamangka, kahit na siya ay naniniwala nang laban sa kanyang kalooban.



# KABANATA XXX

## Tungkol sa Paghahangad ng Ulan sa Pamamagitan ng *Anwa'*

Sinabi ni Alla-*ta'ala*-: "Natamo mo ba ang iyong gawain at tungkulin sa pamamagitan ng pagsisinungaling?"

Isinalaysay ng Muslim mula kay Abu Malik al Ash'ari -RAA- na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Apat na di-kanais-nais na kaugalian ang namamalagi pa sa aking *ummah* buhat noong hindi pa sumasapit ang Islam: pagmamalaki sa mga dakilang nagawa ng kamag-anak, pananalakay sa mahihinang angkan, paghahangad ng ulan sa pamamagitan ng mga bituin at pagtangis sa namayapa." Iniulat ng Muslim na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: 'Kung ang nananangis na babae ay hindi magsisisi bago siya mamatay, siya ay magbabangon sa Araw ng Paghuhukom na nababalot ng damit na lusaw na alkitran, at isang balabal ng ketong."

Isinalaysay ng Muslim at ni al Bukhari na sinabi ni Zayd ibn Khalid -RAA-: "Nanguna ang propeta ni Allah -SAAS- sa aming panalangin sa umaga sa

Hudaybiyah pagkalipas ng magdamag na pag-ambon. Nang matapos ang panalangin ay tinanong niya ang mga taong naroroon: 'Alam ba ninyo kung ano ang isiniwalat ng inyong Panginoon?' Sumagot sila: 'Ang higit na nakaaalam ay si Allah at ang Kanyang Propeta." Sinabi niya: 'Sinabi ni Allah: May mga alagad Ako na sumampalataya sa Akin kasabay ng kanilang di-pananampalataya. Ang sinumang naniniwala na pumatak sa atin ang ulan dahil sa kabutihan at awa ni Allah ay sumasampalataya sa Akin, at di-sumasampalataya sa bituin. Ngunit ang sinumang naniniwala na pumatak sa atin ang ulan dahil sa kilos ng ganito at ganoong bituin ay sumasampalataya sa bituin, at hindi sa Akin'. Ang *hadith* na ito ay iniulat ni Ibn 'Abbas sa ibang pananalita.

Dahil sa sinasabi ng mga Arabo bago sumapit ang Islam, 'Ang *naw'* ng ganito at ganoong bituin ay nagkatotoo kapag pumatak ang ulan," kaya't isiniwalat ni Allah ang mga sumusunod na berso: "Tunay na hindi ako makapanunumpa sa katayuan ng mga bituin; sapagkat ang gayon ay isang mabigat na panunumpa, kung alam lamang ninyo... Ginagawa mo bang hanapbuhay at gawain ang pagsisinungaling?"

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* 'Al Waqi'ah".
2. Ang apat na masasamang kaugalian bago sumapit ang Islam.
3. Na ang ilan dito ay nagpapahiwatig ng di-pananampalataya.

4. Na maaaring danasin ng pamayanang Muslim ang di-pananampalataya.
5. Ang pahayag na, "May mga alagad Ako na sumampalataya sa Akin kasabay ng kanilang di-pananampalataya," ay sanhi ng pagsapit sa kanila ng mabuting kapalaran.
6. Paggunita sa katayuan ng *iman* sa mga kalagayang iyon.
7. Paggunita sa katayuan ng di-nananalig sa mga kalagayang iyon.
8. Paggunita sa pahayag: "Ang *naw'* ng ganito at ganoong bituin ay nagkatotoo."
9. Di-tuwirang pagtuturo sa mangmang sa pamamagitan ng tanong na, 'Alam ba ninyo kung ano ang ipinabatid sa atin ng inyong Panginoon tungkol sa bagay na ito?"
10. Pagsumpa sa tumatangis na babae.



# KABANATA XXXI

## "May Mga Tao na Sumasamba sa Iba Bukod Kay Allah at Itinuturing na Kapantay Niya ang mga Iyon, at Minamahal ang mga Iyon na Tulad ng Dapat na Pagmamahal Nila sa Kanya"

Sinabi ni Allah-*ta'ala*-: "Sabihin (sa kanila, O Muhammad): 'Kung ang inyong mga ama, anak, kapatid, asawa, kamag-anak, ay nagkaroon ng kayamanan at negosyo na pangangambahan ninyong lumipas, ang inyong kasiya-siyang tahanan ay higit na mahal ninyo kaysa kay Allah, sa Kanyang Propeta, at nagsisikap alang-alang sa Kanya, sa gayon ay hintayin ang pagpapasiya ni Allah. Hindi papatnubayan ni Allah ang masasama'."

Isinalaysay ng Muslim at ni Bukhari mula kay Anas na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Walang sinumang masasabing may pananampalataya hangga't hindi niya Ako (Allah-*ta'ala)* minamahal nang higit kaysa kanyang anak, ama, at buong sangkatauhan." Iniulat din nila na sinabi ng Propeta ni Allah-SAAS-: "Tatlong sama-samang katangian sa isang tao ang tumitiyak ng pagpapala ng *iman*. Ito ay: na si Allah

at ang Kanyang Propeta ay mahal niya nang higit kaysa ano pa man; na minamahal niya ang kanyang kapwa alang-alang lamang kay Allah; at ikatlo, na kinasusuklaman niya ang pagbabalik sa di-pananampalataya, ngayong iligtas siya ni Allah dito, tulad ng pagkasuklam niya na mahulog sa apoy." Sa isa pang bersiyon ay nagsimula ang *hadith* sa mga salitang: ' Hindi makakamit ng tao ang pagpapala ng *iman* hangga't ..." Isinalaysay ni Ibn Jarir mula kay Iba Abbas: "Ang sinumang nagmamahal para lamang kay Allah, ang sinumang nasusuklam para lamang kay Allah, ang sinumang nakikipagkaibigan para lamang kay Allah, at ang sinumang sumasalungat para lamang kay Allah, ay magtatamo ng pakikipagkaibigan ni Allah. Kahit gaano siya kalimit manalangin o kahit gaano siya katagal mangilin, hindi malalasap ng tao ng katamisan ng *iman*, hangga t hindi napapasakanya ang katangiang ito. Maraming tao ang nakikipagkaibigan para lamang sa mundo, (hindi para kay Allah), na ganap na walang kabuluhan."

Sa pagpapaliwanag sa berso "kapag naputol ang lahat ng kanilang pagkakaugnayan (2:166), sinabi ni Ibn Abbas na ang "pagkakaugnayan" ay nangangahulugang "magiliw na pagmamahal".

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Al Baqarah".
2. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Bara'ah '.

3. Ang tungkuling mahalin ang Propeta-SAAS-nang higit sa sarili, sa kaanak, at sa kayamanan.
4. Ang pagtanggi sa *iman* ay hindi nangangahulugan ng paglayo sa Islam.
5. Ang *iman* ay nagdudulot ng biyaya na maaaring maunawaan at maaaring hindi maunawaan sa karanasan ng lahat.
6. Ang apat na kilos na kailangang-kailangan sa pakikipagkaibigan ni Allah at sa katamisan ng *iman*.
7. Ang makatotohanang pagkaunawa ng mga Kasama na ang maraming pakikipagkapatiran ay nasasalig sa makamundong pakinabang.
8. Ang pagpapaliwanag ng berso, "kapag naputol ang lahat ng kanilang pagkakaugnayan."
9. Na may mga nag-uugnay sa iba na maaaring labis na nagmamahal kay Allah.
10. Pagsumpa sa tao na higit na gusto ang "walo" kaysa sarili niyang relihiyon.
11. Ang pagtuturing sa ibang nilikha bukod kay Allah na kapantay Niya at ang pagmamahal sa kanya na tulad kay Allah ay pinakamabigat na *shirk*.



# KABANATA XXXII

## 'Hinihikayat ni Satanas ang Kanyang mga Tagasunod sa Pamamagitan ng Pananakot. Huwag Silang Katakutan, Bagkus ay Matakot sa Akin, kung kayo ay Tunay na Sumasampalataya."

Sinabi ni Allah-*ta'ala*-: "Dapat ay dumalaw nang malimit sa mga moske ni Allah ang mga naniniwala kay Allah at sa Araw ng Paghuhukom; ang mga nagsasagawa ng *salat,* namamahagi ng *zakat* at walang ibang kinatatakutan kundi si Allah"... "May mga tao na nagsasabing 'kami ay naniniwala kay Allah'; subalit kapag sila ay dumanas ng paghihirap dahil sa kanilang pananalig kay Allah, ang paghihirap na iyon ay itinutumba s nila sa parusa ni Allah."

Isinalaysay ni Abu Sa'id -RAA- ang sumusunod na *marfu' hadith:* "Walang kuwentang pananalig ang pagbibigay ng kasiyahan sa mga tao sa pamamagitan ng pagbibigay ng hinanakit kay Allah, o ang pasasalamat sa kanila sa kabuhayang ipinagkaloob ni Allah; o

ang paninisi sa kanila sa Kanyang paghihinanakit at pagkapoot. Ang ipinagkakaloob ni Allah ay hindi dulot ng pagmamalasakit ng manggagawa, ni hindi ito napapawi sa poot ng inyong kaaway."

Iniulat ni Ibn Hibban sa kanyang *Sahih* na sinabi ni 'A' isah -RAA-: "Sinabi ng Propeta ni Allah-SAAS-: "Ang sinumang maghangad ng kasiyahan ni Allah kapalit ng hinanakit ng mga tao ay magkakamit ng kasiyahan ng mga ito, sapagkat itutulot ni Allah na masiyahan ang mga tao sa kanya. Ang sinumang maghangad ng kasiyahan ng mga tao kapalit ng hinanakit ni Allah ay magtatamo ng hinanakit ng mga ito, sapagkat itutulot ni Allah na maghinanakit ang mga tao sa kanya."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Al Imran".
2. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* ('Bara ah ".
3. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Al 'Ankabut'.
4. Na ang pananalig *(yaqin)* ay maaaring lumakas o humina.
5. Ang mga palatandaan ng kahinaan: Tatlong bumubuong sangkap.
6. Ang pagkatakot kay Allah lamang ay isang tungkulin.
7. Pagkilala sa katangian ng natatakot kay Allah.
8. Pagkilala sa kahinaan ng taong hindi natatakot kay Allah.

# KABANATA XXXIII

## "At Kayo ay Aasa kay Allah Kung Kayo ay Sumasampalataya"

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "Bagkus, ang mga sumasampalataya ay yaong kapag sinambit si Allah ay sinisiklot ng pagkatakot sa kanya... O Apostol, sa iyo ay sapat si Allah, at gayundin sa mga sumasampalataya na sumunod sa iyo... Ang sinumang aasa kay Allah ay makatutuklas na Siya ay sapat."

Iniulat ni Al Bukhari at Al Nasa'i na sinabi ni Ibn 'Abbas: "Ang mga salitang 'sa atin ay sapat si Allah; Siya ang pinakamabuting katiwala' ay sinabi ni Ibrahim -AS- nang siya ay ihulog sa apoy (ng Nimrod). Ito ay sinabi ng Propetang Muhammad -SAAS- nang mag-ulat sila sa kanya 'na pinakilos ng mga tao ang kanilang hukbo laban sa iyo. Kaya't matakot sa kanila. Subalit ito ay lalo lamang nagpapatatag sa *iman* (ng mga sumasampalataya)'."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Na ang pag-asa kay Allah *(tawakkul)* ay isang tungkulin.

2. Na ang pag-asa kay Allah *(tawakkul)* ay isang katakdaan ng pananampalataya *(iman)*.
3. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Al Anfal".
4. Ang pagpapaliwanag ng ikalawang berso mula sa *surah* "Al Anfal".
5. Ang pagpapaliwanag ng berso hinggil sa diborsiyo.
6. Ang malaking kabuluhan ng mga salita na ipinapalagay na nagmula kay Ibrahim -AS- at kay Muhammad -SAAS- kapag may naganap na kapahamakan.



# KABANATA XXXIV

## "Hinahangad ba Nilang Sanggahin ang mga Layunin ni Allah? Walang Sinumang Naghahangad Takasan ang mga Layunin ni Allah Kundî ang Isinumpa"

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "At sino ang nawawalan ng pag-asa sa awa ng kanyang Panginoon kundi ang naliligaw ng landas?"

Iniulat ni Ibn 'Abbas: "Ang Propeta ni Allah -SAAS- ay tinanong tungkol sa mabibigat na kasalanan.. Ang kanyang sagot: 'Ang mabibigat na kasalanan: pag-uugnay ng iba kay Allah, pagkawala ng pag-asa sa awa ni Allah, at pag-iisip na ligtas sa mga layunin ni Allah'." Iniulat ni 'Abd al Raziq mula kay Ibn Mas'ud na sinabi ng Propeta -SAAS-: "Ang pinakamabigat na kasalanan ay ang pag-uugnay ng iba kay Allah, pag-iisip na ligtas sa Kanyang mga layunin, at pagkawala ng pag-asa sa Kanyang awa at pagmamalasakit."

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* 'Al A'raf".
2. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Al Hijr".
3. Labis na pagsumpa sa pag-iisip na hindi abot ng kapangyarihan ni Allah.
4. Labis na pagsumpa sa kawalan ng pag-asa.



# KABANATA XXXV

## Pagtatanim sa Isip na ang mga Layunin ni Allah ay Kinakailangan sa *Iman*

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "Muling titiyakin ni Allah ang kalooban ng tao na naniniwala sa Kanya."

Sinabi ni 'Alqamah: "Siya (ang taong tinutukoy sa sinundang berso) ang tao na kapag dinapuan ng karamdaman ay nakababatid na ito ay nagmula kay Allah, tinatanggap ito at napasasakop (sa Kanya)."

Iniulat ng Muslim sa kanyang *Sahih* mula kay Abu Hurayrah na sinabi ng Propeta -SAAS-: "Dalawa ang katangiang nagpapahiwatig ng di-pananampalataya: Pagtuligsa sa lahi ng isang tao at pagtangis sa namayapa." Iniulat ng Muslim at ni Bukhari ang sumusunod na *marfu' hadith*: "Hindi nabibilang sa atin ang sumasampal, ang nagpupunit ng damit at ang tumatangis sa namayapa (sa pagdadalamhati) na tulad ng ginagawa noon ng mga Arabo bago sumapit ang Islam."

Nalaman natin mula kay Anas na sinabi ng Propeta: "Kapag hinahangad ni Allah ang kabutihan ng isang tao, kaagad Niya itong pinapatawan ng parusa sa mundong ito; at kapag hindi Niya hinahangad, ipinagpapaliban Niya ang parusa hanggang sa Araw

ng Paghuhukom." Iniulat ni Al Tirmidhi na sinabi ng Propeta -SAAS-: "Ang karamdaman ay tuwirang katumbas ng pabuya. Kung minamahal ni Allah ang isang lipi, ang mga ito ay ginagawaran Niya ng karamdaman. Kapag ito ay tinanggap nila, si Allah ay nasisiyahan sa kanila at binibigyan sila ng kaukulang pabuya. Kapag ito ay tinutulan nila, si Allah ay magdaramdam sa kanila nang naaayon."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* ' Al Taghabun".
2. Na ito ay bahagi ng *iman.*
3. Pagtuligsa sa lahi ng isang tao.
4. Labis na pagtuligsa sa sumasampal, pumupunit sa damit at nananangis sa namayapa tulad noong bago sumapit ang Islam.
5. Ang palatandaan ng layunin ni Allah ukol sa kapalaran ng Kanyang alagad.
6. Ang palatandaan ng layunin ni Allah ukol sa kasawiang-palad ng Kanyang alagad.
7. Ang pagmamahal at pagmamalasakit ni Allah sa Kanyang mga alagad.
8. Ang pagbabawal ng pagdaramdam.
9. Ang pabuya sa nasisiyahan at matiyagang pagdanas ng karamdaman.



# KABANATA XXXVI

## Tungkol sa Pagkukunwaring Banal

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "Sabihin, O Muhammad, 'Ako ay isa lamang tao na tulad mo, isang pinagkalooban lamang ng pagsisiwalat na ang iyong Diyos ay Tangi at Nag-iisa,'"

Iniulat ng Muslim ang sumusunod na *marfu' hadith* mula kay Abu Hurayrah: Sinabi ng Propeta ni Allah-SAAS-: ' Sinabi ni Allah: 'Ako ang huling mangangailangan ng mga kaugnay. Ang sinumang mag-ugnay ng iba sa Akin ay pababayaan ko sa kanyang sariling tadhana'." Iniulat ni Ahmad ang sumusunod na *marfu' hadith* mula kay Abu Sa'id. "Sinabi ng Propeta -SAAS-: 'Dapat ko bang sabihin sa inyo kung ano ang pinangangambahan ko sa inyo nang higit kaysa isang huwad na Kristo?' Sumagot sila, 'Dapat nga po. 'Sinabi niya; 'Ang pagkukunwaring *shirk,* tulad ng mahusay na pagsasagawa ng *salat* kapag alam niya na may mga nakatingin sa kanya'."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* ' Al Kahf '.

2. Ang pagtanggi ni Allah sa mabuting gawa kung ito ay hindi ginawa nang alang-alang lamang sa Kanya.
3. Ang dahilan ng pagtangging ito ay ang ganap na pagsasarili Niya.
4. Sa gayon, ang isa pang dahilan ay ang Kanyang ganap na kawalan ng pangangailangan.
5. Ang pinangangambahan ng Propeta na pagkukunwaring banal ng kanyang mga kasama.
6. Ang paglalarawan niya ng pagkukunwaring banal ng tao na pinahuhusay ang pagsasagawa ng *salat* kapag may mga nakatingin.



# KABANATA XXXVII

## Ang mga Makalupang Hangarin ay mga Halimbawa ng *Shirk*

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "Ang sinumang maghangad ng mundong ito at ng kinang nito, ipagkakaloob Namin sa kanila ang nararapat sa kanilang mga gawa ukol dito nang walang kabawasan. Ang mga taong iyon ay walang ibang kakamtin sa kabilangbuhay kundi ang Apoy. Ang kanilang mga gawa sa mundong ito ay walang kabuluhan at wala silang aanihing ano mang makabuluhan".

Iniulat ni Abu Hurayrah -RAA- ang sumusunod na *sahih hadith:* "Sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: 'Sa aba ng alipin ng Dinar! Sa aba ng alipin ng Dirham! alipin ng Khamilah! Ang ganoong alipin ay ngumingiti kapag siya ay binigyan; at kapag hindi binigyan, siya ay sumisimangot, nalulungkot, at nawawalan ng pag-asa. Kapag siya ay natinik, dapat na gamutin niya ito sa lahat ng paraan bago siya magpatuloy sa gawain. Nababagay ang alagad na nagsisikap sa sariling kakayahan alang-alang kay Allah. Sa pagganap ng tungkulin, ang larawan niya tuwina ay nakasambulat na buhok at maalikabok na paa. Kapag siya ay nasa

likod ng labanan, nagsusumamo siya na pahintulutang tumungo sa unahan, na hindi pinagbibigyan. Kapag hiniling na mamagitan, hindi siya nagbibigay-daan kailanman'".

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang pagnanasa ng tao ukol sa mundong ito na makapaglingkod sa iba.
2. Ang pagpapaliwanag ng mga berso mula sa *surah* "Hud".
3. Pagtawag sa Muslim na "alipin ng Dinar, ng Dirham", atbp.
4. Ang pagpapaliwanag ng pahayag: "Ngumingiti siya kapag binigyan, at sumisimangot kapag hindi".
5. Ang pagpapaliwanag ng pahayag: "Siya ay nalulungkot, at nawawalan ng pag-asa'.
6. Ang pagpapaliwanag ng pahayag: "kapag natinik..." atbp.
7. Pagpuri sa tao na nagsisikap alang-alang kay Allah.



# KABANATA XXXVIII

## Ang Pagsunod sa 'Ulama' o sa mga Pinuno sa Pagmamatuwid sa Bawal o Pagbabawal sa Matuwid ay Pagpapalagay sa Kanila na mga Kaugnay (ni Allah)

Sinabi ni Ibn 'Abbas: "Sinabi ko sa inyo 'ganito ang sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-, bakit sasabihin ninyo sa akin na (iba) ang sinabi nina 'Abu Bakr at 'Umar?' Di maglalaon ay uulanin kayo ng mga bato mula sa langit! ! !".

Sinabi ni Ahmad ibn Hanbal: "Kakatwa ang mga taong gayong nalalaman ang tunay na *isnad* (ng isang utos ng Propeta), ay naninindigan pa rin sa kuru-kuro ni Sufyan. Ayon na rin kay Allah: 'Mag-ingat yaong sumasalungat sa utos ng Apostol. Daranasin nila ang isang mabigat na pagsubok, o isang mabigat na parusa'. Alam ba ninyo kung ano itong mabigat na pagsubok? Ito ay *shirk*. Sapagkat ang pagsuway sa Propeta sa ilang utos niya ay nalalapit sa pagtanggi sa kanyang mensahe at sa pagtatamo ng Apoy."

Iniulat nina Ahmad (Ibn Hanbal) at al Tirmidhi, na may ilang pagbabago, mula kay 'Adiyy ibn Hatim:

"Minsan ay narinig kong binigkas ng Propeta -SAAS- ang berso... 'itinuturing nila ang kanilang mga pari at monghe na mga kaugnay ni Allah...' kaya't sinabi ko sa kanya na hindi namin (mga Kristiyano at Hudyo) sila sinasamba, at siya ay tumugon: 'Hindi ba ninyo ginagawang matuwid ang ipinahahayag nilang matuwid at ipinagbabawal ang ipinahahayag nilang bawal?' Sinabi ko, 'Walang alinlangan.' Sinabi niya 'Iyan ay katumbas ng pagsamba."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Al Nur".
2. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Bara'ah".
3. Pagbibigay-diin sa kahulugan ng "pagsamba" na itinatanggi ni Adiyy.
4. Pagtuligsa ni Ibn 'Abbas sa pagsunod kay Abu Bakr at kay 'Umar, at ang pagtuligsa ni Ahmad ibn Hanbal sa pagsunod kay Sufyan (sa halip na sa Propeta -SAAS).
5. Pagbago ng kalagayan na ang nakararami ay sumasamba sa mga monghe na binubuo ng pinakamataas na katangian at tinatawag na "pagkasanto"; at sumasamba sa mga pari, na binubuo ng karunungan at katalinuhan. Nang lumaon, isa pang pagbabago ang nagbunga ng pagsamba sa masasama, at gayundin sa mangmang.

# KABANATA XXXIX

## "Isaalang-alang ang mga Nagsasabi na Naniniwala Sila sa Isiniwalat sa Iyo, at sa Isiniwalat Nang Una sa Iyo. Gusto Nilang Dumulog sa *al Taghut*, subalit Ipinag-utos sa Kanila na Tanggihan Ito. Tiyak na ang Nais ni Satanas ay Ganap Silang Iligaw ng Landas."

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "... At kapag ipinag-utos sa kanila na huwag magkalat ng katiwalian at kasamaan sa mundo, ikinakatwiran nila na sila ang mga tagapagpala ng mundo." Sinabi ni Allah: "Huwag kayong magkakalat ng katiwalian at kasamaan sa mundo, pagkatapos na ito ay malagay sa ayos."... "Nais ba nilang bumalik sa kaayusan noong bago sumapit ang Islam?"

Sa aklat na *Kitab al Hujjah*, iniulat ni Al Nawawi ang sumusunod na *hadith* ni 'Abdullah ibn Imran sa pamamagitan ng mabuting *isnad*, na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Ang isang tao ay hindi dapat sabihing isang *Mu'min* hangga't hindi nagiging

likas na gawi at simbuyo ng damdamin niya ang aking pagsisiwalat."

Sinabi ni Al Sha'bi: "Minsan ay nakipagtalo ang isang Hudyo sa isang *munafiq*. Sinabi ng una: 'Hayaan nating mamagitan si Muhammad sa ating pagtatalo, sapagkat kilala siya na hindi tumatanggap ng anumang suhol.' Sinabi naman ng *munafiq*: 'Ayoko, hayaan nating isang Hudyo ang mamagitan sa atin,' sapagkat ang mga Hudyo ay kilalang tumatanggap ng suhol. Sa huli ay napagkasunduan nila na isang pari mula sa liping Juhaynah ang mamagitan sa kanila. Tungkol dito ay isiniwalat ang berso, 'Nakita ba ninyo yaong mga nagkukunwang naniniwala sa isiniwalat sa inyo at sa mga nauna sa inyo, bagkus ay dumudulog sa Taghut upang mamagitan sa kanilang mga pagtatalo kahit na inatasan sila na tanggihan ito? Tiyak na ang nais ni Satanas ay ganap silang iligaw ng landas'."

Sinasabi rin na ang berso ay isiniwalat kaugnay sa dalawang nagtatalo, na sinabi ng isa, "Hayaan nating mamagitan sa atin ang Propeta -SAAS-," at sumagot naman ang isa, "Pumunta tayo kay Ka'b ibn al Ashraf ukol doon." Sa huli ay nagpunta sila kay 'Umar upang mamagitan sa kanila. Itinanong ni 'Umar kung totoo na tinanggihan ng isa sa kanila ang pamamagitan ng Propetang Muhammad -SAAS. Nang sumagot ng oo ang kinauukulan, siya ay kaagad na ipinapatay ni 'Umar.

---

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah*

"Al Nisa'", na ang layunin ay ang pagkakaugnay nito sa pag-unawa sa al Taghut.

2. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Al Baqarah": "At kapag sila ay inatasang huwag magkakalat ng katiwalian...".
3. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Al A'raf": "Huwag magkakalat ng katiwalian at kasamaan sa mundo."
4. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Al Ma'idah". "Nais ba nilang bumalik sa kaayusan noong bago sumapit ang Islam?"
5. Pagsasaalang-alang sa sinabi ni Al Sha' bi hinggil sa mga naganap sa pagsisiwalat ng unang berso.
6. Ang pagpapaliwanag ng tunay at huwad na *iman*
7. Ang kasaysayan ni 'Umar at ng *munafiq*.
8. Na ang *iman* ay hindi masasabing tunay ng sinuman hangga't hindi nagiging likas na gawi at simbuyo ng damdamin niya ang pagsisiwalat ng Propeta -SAAS-.



# KABANATA XL

## Tungkol sa Pagtanggi sa ilang (Banal) ng Pangalan at Katangian

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "Sila (mga nag-uugnay sa iba) ay hindi naniniwala kay Al Rahman. Sinasabi: 'Siya ang aking Panginoon. Walang ibang Diyos kundi Siya. Sa Kanya ako umaasa at sa Kanya ako dumudulog'."

Iniulat ni al Bukhari sa kanyang *Sahih* na sinabi ni 'Ali: 'Magpahayag sa mga tao sa wikang nalalaman nila. Nais ba ninyo na ang sabihin lamang ni Allah at ng Kanyang Propeta ay ang Katotohanan?"

Iniulat ni 'Abd al Raziq mula kay Mu'ammar mula kay ibn Tawus mula sa kanyang ama na sinabi ni ibn 'Abbas na biglang tumindig ang isang lalaki na tumututol sa isang pahayag ng Propeta -SAAS- tungkol sa mga (banal) na katangian. Sinabi ng Propeta: "Ano ang nangyayari sa mga taong ito? Sumasang-ayon sila sa pahayag ng Koran na tumatanggap ng iisang interpretasyon, at hinahayaan nilang masawi sila sa harap ng mga berso na tumatanggap ng mahigit sa isa." Nang marinig (ng lipi ni) Quraysh na binang-

git ng Propeta ni Allah -SAAS- si Al Rahman, sila ay tumutol. Noon isiniwalat ni Allah ang berso, "... at sila ay hindi naniwala kay Rahman."

## Mga Dagdag na Paksa

1. Walang *iman* kapag itinanggi ang anumang banal na pangalan o katangian.
2. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah*, "Al Ra'd".
3. Pag-iwas sa pagpapahayag sa mga tao nang hindi nila nauunawaan.
4. Paglilinaw sa dahilan, na dili iba't ito'y humahantong nang di kinukusa sa pagtutol sa katotohanan ng inihayag ni Allah at ng Kanyang Propeta.



# KABANATA XLI

## "Tinanggap Muna Nila ang Pagpapala ni Allah at Pagkaraan ay Ipinagkaila Ito. Marami sa Kanila ang Walang Utang na Loob."

Sinabi ni Mujahid: "Ang bersong ito ay tungkol sa tao na nagsasabing: 'Ito ang aking ari-arian. Minana ko ito sa aking mga ninuno.' Sinabi ni 'Awn ibn Abdullah na ang berso ay tungkol sa tao na nagsasabing: 'Kung hindi sa taong iyon, hindi ito mangyayari." Dagdag ni Ibn Qutaybah: "... o nang sabihin nila: 'ito ay nangyari dahil sa pamamagitan ng ating mga diyos'."

Ayon sa *hadith* ni Zayd ibn Khalid na nagsalaysay na sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "May mga alagad Ako na sumasampalataya sa Akin kasabay ng kanilang di-pananampalataya" (*supra,* Kabanata XXX), idinagdag ni Abu al Abbas: "Maraming ganitong pahayag sa Koran at sa Sunnah; mga pahayag ng kinakastigo ni Allah ang mga nagpapalagay na ang Kanyang mga pagpapala ay nagmula sa iba at hindi sa Kanya, kaya't ang mga ito ay nagkasala ng pag-uugnay sa iba."

May mga ama na nagsabi: "Ang ganoong mga pahayag na kinaugalian ng marami, hal. 'makabubuti ang hangin,' 'ang piloto ay matalino,' atbp., atbp., ay madaling makapagsasangkot sa tao sa *shirk.*"

---

Mga Dagdag na Paksa

---

1. Ang pagpapaliwanag ng kahulugan ng pagtang-gap at pagkakaila sa mga pagpapala ni Allah.
2. Pagkaunawa na ito ay laganap sa palasak na pag-papahayag.
3. Pagtutumbas ng mga salitang iyon sa pagkakaila sa mga pagpapala ni Allah.
4. Di magagawang pagsasabi sa isipan ng dalawang magkasalungat.



# KABANATA XLII

## "Sa Gayon, Huwag Sasadyaing Magtakda ng mga Kapantay na Kaugnay *(Andad)* kay Allah."

Isinalaysay ni Ibn Hatim na hinggil sa bersong ito ay sinabi Ibn 'Abbas: "Ang *'Andad'* ay isang *shirk.* Ito ay isang pagkakasala na mahirap mapuna kaysa paggapang ng mga langgam sa itim na lapag sa gabi. Ito ay pagkahulog dito sa pagsasabi, kahit di-sinasadya, sa iyong kaibigan, 'Dahil kay Allah, dahil sa iyong buhay, O kaibigan' o 'Dahil sa aking buhay! atbp.; o 'kung hindi dahil sa aming maliit na aso' o 'sa mga pato sa aming bakuran, nakapasok sana ang mga magnanakaw (sa bahay)!' o 'kung hindi dahil kay Allah at sa iyo, O Kaibigan,' atbp. Huwag kayong babanggit ng iba pa na kasama ni Allah, kung gusto ninyong makaiwas sa *shirk."*

Isinalaysay ni Al Tirmidhi mula kay 'Umar ibn al Khattab na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Ang panunumpa sa iba pa bukod kay Allah ay *shirk* o di-pananampalataya." Ang *hadith* na ito ay iwinasto at kininis ni al Hakim." Sinabi ni Ibn Mas'ud: "Mas gugustuhin ko na manumpa kay Allah

at magsinungaling kaysa manumpa sa ibang nilikha at magsabi ng Katotohanan."

Isinalaysay ni Abu Dawud, sa pamamagitan ng mabuting *isnad* mula kay Hudhayfah -RAÅ- na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Huwag sasabihing 'Anong inam na ito ay niloob ni Allah, at ito ay niloob mo'; kundi' Anong inam na ito ay niloob muna ni Allah, at pagkaraan ay niloob mo ito'." Sinabi ni Ibrahim al Nakh'i: "Namumuhi ako sa pahayag, 'Dumudulog ako kay Allah at sa iyo.' Mapahihintulutang sabihin: 'Dumudulog muna ako kay Allah, at pagkatapos ay sa iyo,' o 'kung hindi una kay Allah at pagkatapos ay sa iyo,' ngunit hindi 'kung hindi kay Allah at sa iyo!'"

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Al Baqarah" tungkol sa *andad* (mga pantay na kaugnay).
2. Nauunawaan ng mga Kasama na ang berso na tumutuligsa sa mabigat na *shirk* ay sumasaklaw sa di-lubhang mabigat.
3. Ang panunumpa sa iba bukod kay Allah ay *shirk*.
4. Ang panunumpa sa iba bukod kay Allah sa katotohanan ay higit na mabigat na kasalanan kaysa bulaang panunumpa.
5. Ang pagkakaiba ng "at" at "pagkatapos" (sa panunumpa)



# KABANATA XLIII

## Di-kasiyahan sa Panunumpa ng Isang Katunggali Kay Allah Lamang

Isinalaysay ni Ibn Majah, sa pamamagitan ng kasiya-siyang *isnad*, mula kay ibn 'Umar, na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Huwag manunumpa sa inyong mga ninuno. Manumpa kay Allah lamang; at gawin ito nang matapat. Kapag ang isang katunggali ay nanumpa kay Allah ay tanggapin ang kanyang sinabi. Ang sinumang hindi nasisiyahan kapag ang isang katunggali ay nanumpa kay Allah ay hindi nabibilang sa lipi ni Allah."

---

### Mga Dagdag na Paksa

---

1. Ang pagbabawal ng panunumpa sa mga ninuno.
2. Ang tungkuling tanggapin at masiyahan sa panunumpa ng isang katunggali kay Allah.
3. Ang pagtuligsa sa taong hindi nasisiyahan dito.

# KABANATA XLIV

## Tungkol sa Bulalas na "Anong Inam na Ito ay Niloob ni Allah at Niloob Mo!"

Iwinasto at isinalaysay ni Al Nasa'i ang sumusunod na *hadith* mula kay Qutaylah 'Iniulat ng isang Hudyo sa Propeta -SAAS- na may mga Muslim na nagkasala ng *shirk* sa sinabi nila: 'Anong inam na ito ay niloob ni Allah at niloob mo' at 'Dahil sa Ka'bah...' Sa gayon ay inutusan ng Propeta ang mga tao na manumpa sa halip sa Panginoon ng Ka'bah, at sabihing: 'Anong inam na ito ay niloob ni Allah, at pagkatapos ay niloob mo rin ito'!"

Iniulat din ni Al Nasa'i mula kay Ibn 'Abbas: "Minsan ay sinabi ng isang lalaki sa Propeta -SAAS- 'Anong inam na ito ay niloob ni Allah at niloob mo! Tumutol ang Propeta: 'Ginawa mo ba ako na pantay na kaugnay ni Allah? Bagkus ay sabihing, 'Anong inam na ito ay niloob lamang ni Allah'!"

Iniulat ni Ibn Majah mula kay Tufayl, ang kapatid sa ina ni A'ishah, na sinabi niya: "Nakatagpo ako ng isang pangkat ng mga Hudyo. Sinabi ko sa kanila: 'Tunay na kayo ay nabibilang sa lipi ni Allah kung hindi ninyo sinabi na si 'Uzayr ay anak Niya.' Suma-

got sila: 'Tunay na ikaw ay nabibilang sa Lipi ni Allah, kung hindi mo sinabing "Anong inam na ito ay niloob ni Allah at ni Muhammad!' Pagkatapos ay nakatagpo ko ang isang pangkat ng mga Kristiyano at sinabi ko sa kanila. 'Tunay na kayo ay nabibilang sa Lipi ni Allah kundi ninyo sinabi na si Kristo ay anak ni Allah.' Sumagot sila: 'Ikaw man ay tunay na nabibilang sa Lipi ni Allah kundi mo sinabing: 'Anong inam na ito ay niloob ni Allah at ni Muhammad!' Isinalaysay ko ang nangyari sa ilang kasama ko at pagkatapos ay nagpunta ako sa Propeta. Itinanong niya: 'Ikinuwento mo ba ito sa iba? Sumagot ako, 'Opo.' Pinuri niya si Allah at nagpasalamat sa Kanya, at pagkatapos ay sinabing: 'Ipinatalastas na ni Tufayl sa ilan sa inyo ang kanyang pasiya o kuru-kuro. Paulit-ulit na sinasabi ninyo ang mga salita na noon pa sana ay ipagbabawal ko sa inyo, subalit hindi ko ginawa sa iba't ibang kadahilanan. Magbuhat ngayon ay huwag ninyong sasabihin: 'Anong inam na ito ay niloob ni Allah at ni Muhammad' sa halip ay sabihing 'Anong inam na ito ay niloob lamang ni Allah'!"

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang kaalaman ng mga Hudyo sa di gaanong mabigat na *shirk*.
2. Ang pagkaunawa ng tao ay nasasalig sa kanyang kalooban o damdamin.
3. Ang pahayag ng Propeta: "Ginagawa mo ba ako na pantay na kaugnay ni Allah?" Kung gayon ay kasumpa-sumpa ang mga bersong tula:

"O pinakadakila sa lahat ng nilikha, wala akong ibang dudulugan kundi ikaw..." atbp.

4. Na ito ay hindi nakahihigit na *shirk* dahil sa pahayag ng Propeta na may mga dahilan siya sa hindi pagbabawal nito noong una.
5. Na ang mabuting pagpapasiya sa kuru-kuro ay isang uri ng inspirasyon.
6. Na ang mabuting pagpapasiya o kuru-kuro ay magagawang batayan sa ilang pagbabatas.



# KABANATA XLV

## Ang Pagsumpa sa *Al Dahr* ay Kalapastanganan

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "At sinabi nila, 'ang buhay ay ang kasalukuyan lamang. Tayo ay nabubuhay at namamatay. Ang tumatapos sa ating buhay ay Panahon *(al Dahr)'.*"

Iniulat ni Abu Hurayrah sa *sahih* na sinabi ng Propeta -SAAS-: "Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: 'Ako ay nilalapastangan ng tao sa pagsumpa nila sa *al Dahr.* Sapagkat Ako ang *al Dahr.* Inihahalili ko ang gabi sa araw at ang araw sa gabi'." Sa isa pang bersiyon, "Huwag ninyong susumpain ang *al Dahr,* sapagkat ang *al Dahr* ay Ako."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagbabawal ng pagsumpa sa *al Dahr.*
2. Ang pagtawag na kalapastanganan ang pagsumpa sa *al Dahr.*
3. Pagsasaalang-alang sa kahulugan ng pahayag na: 'Ako ang *al Dahr.*'
4. Maaaring makagawa ng ganitong uri ng kalapastangan kahit hindi sinasadya.

# KABANATA XLVI

## Ang Titulong 'Hukom ng mga Hukom' at mga Katulad ng Titulo

Iniulat ni Abu Hurayrah sa *sahih* na sinabi ng Propeta -SAAS-: "Ang kasuklam-suklam na titulo na magagamit ng sinumang tao ayon kay Allah, ay ang "Hari ng mga Daigdig." Walang ibang hari kundi si Allah." Sinabi ni Sufyan: "Ang isa pang halimbawa ay ang titulong 'Shahinshah'." Sa isa pang bersiyon: "Ang lubhang kinamumuhian ni Allah sa Araw ng Paghuhukom, at ang pinakamasama (ay ang isang tao na naggawad sa sarili ng titulong 'Hari ng mga Hari"

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagbabawal ng paggamit ng sinumang tao ng titulong 'Hari ng Sandaigdigan'.
2. Ang pagbabawal ng lahat ng iba pang titulo na may katulad na kahulugan, tulad ng halimbawa ni Sufyan.

3. Pagbibigay-diin sa mga pagbabawal na ito at sa iba pang pagbabawal, kahit na hindi nilalayon ng lumabag ang paglapastangan.
4. Paalala na ang pagpuri ay nauukol lamang kay Allah *-subhanahu wa ta'ala.*



# KABANATA XLVII

## Paggalang sa mga Banal na Pangalan Pagpapalit sa Pangalan Kung Kinakailangan.

Iniulat ni Abu Dawud at ng iba pang tagalikom ng *Hadith* na minsan ay sinabi ng Propeta kay Abu Shurayh, sapagkat ang huli ay sumagot sa *Kunyah* ni 'Abu al Hakam': 'Si Allah ay al Hakam (ang hukom); Sa Kanya ang paghuhukom.' Sumagot si Abu Shurayh (sa pagtatanggol sa kanyang sarili): Ang aking lipi ay dumudulog sa akin upang pamagitanan ang kanilang mga hidwaan; at kapag namagitan ako ay kapwa nasisiyahan ang mga panig sa aking pasiya (Sa gayon ay makatwirang tawagin ako na "ama ng katarungan").' Tumugon ang Propeta: 'Napakagaling nito! May anak ka ba?' Sumagot ako: "(tatlong anak, sina) Shurayh, Muslim at Abdullah." "Sino ang pinakamatanda?" tanong niya. "Si Shurayh," sagot ko. Sinabi niya. "Mabuti, kung gayon (simula ngayon ay tatawagin kang) Abu Shurayh."

## Mga Dagdag na Paksa

1. Paggalang sa mga katangian at pangalan ni Allah, at pag-iingat na huwag lapastanganin ang mga ito kahit hindi sinasadya.
2. Pagpapalit ng pangalan bilang pagpapahalaga sa mga pangalan ni Allah.
3. Pagtawag na *kunyah* sa pangalan ng panganay na anak.



# KABANATA XLVIII

## Tungkol sa Pagbibiro kay Allah, sa Koran o sa Propeta

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "At kapag tinanong mo sila, ikakatwiran nila: 'Nagbibiro lamang kami'."

Sina Ibn 'Umar, Muhammad ibn Ka'b, Zayd ibn Aslam at Qatadah ay nakatulong lahat sa pagbuo ng sumusunod na *hadith*: "Habang nagaganap ang labanan sa Tabuk, isang lalaki ang dumating at nagpahayag: 'Ang pinakamatakaw, pinakasinungaling, at pinakaduwag na mga taong nakita namin sa labanan ay ang Propeta ni Allah at ang kanyang nagsasalaysay na mga kasama'. Tumindig si 'Awf ibn Malik at sinabi: 'Ikaw ang sinungaling, ikaw ay isang *munafiq* na nagkukunwang isang Muslim. Sasabihin ko sa Propeta ni Allah -SAAS- ang tungkol sa iyo.' Pagkaraan ay pumunta si 'Awf sa Propeta upang sabihin sa kanya subalit natuklasan niya na naunahan siya ng pagsisiwalat. (Nang dumating ang balita sa lalaki), sumakay siya sa kanyang kamelyo, hinanap ang

Propeta ni Allah at sinabing: '... Ngunit nagbibiro lamang kami, pinalilipas namin ang oras habang naglalakbay'." Sinabi ni Ibn 'Umar': "Nakakapit siya sa guwarnisyon ng kamelyo ng Propeta habang ito ay tumatakbo, humahampas sa baku-bakong lupa ang kanyang mga paa, at paulit-ulit na sinasabing:'... Ngunit nagbibiro lamang kami,' at iginigiit ng Propeta -SAAS- na hindi tumitingin sa kanya: 'Nagbibiro? Nagbibiro kay Allah? Sa Kanyang Pagsisiwalat? Sa Kanyang Propeta'?".

---

## Mga Dagdag na Paksa

---

1. Lubhang Mahalaga: Na ang pagbibiro sa mga bagay na ito ay katumbas ng di-pananampalataya.
2. Na ito ang tunay na kahulugan ng berso sinuman ang magkasala.
3. Ang pagkakaiba ng usap-usapan na masama ang hangarin at ng tapat na payo alang-alang kay Allah at sa Kanyang Propeta.
4. Ang pagkakaiba ng pagpapatawad na minamahal ni Allah at ng mahigpit na pakikitungo sa Kanyang mga kaaway.
5. Hindi lahat ng paghingi ng paumanhin ay tinatanggap. May mga hindi mapapatawad.



# KABANATA XLIX

## "At Kapag Ipinalasap Namin sa Kanya ang Aming Awa Pagkatapos na Siya ay Pahirapan. Tiyak na Sasabihin Niya: 'Iyan ay Akin, Dahil sa Aking Kabutihan'."

Sa pagpapaliwanag ng berso, sinabi ni Mujahid, "Ang kabutihan ay nagawa ko, na bunga ng aking pagsisikap;" at sinabi ni Ibn 'Abbas. "Ang awa ay hindi nagmula kay Allah, kundi sa akin." Sinabi ni Allah: "Sinabi niya (ng taong iyon): 'Subalit ito (ang mabuting kapalaran) ay sumapit sa akin dahil sa taglay kong kaalaman'." Sa pagpapaliwanag pa sa bersong ito, sinabi ni Qatadah: "Ang kaalaman na tanging akin lamang ay siyang daan sa mabuting kapalaran". Sinabi ng iba: "Ang kaalaman na tinutukoy dito ay yaong kay Allah, at ang nilalaman nito ay karapat-dapat ako sa mabuting kapalaran na sumapit sa akin". Sa kasagutang ito, sinabi ni Mujahid: "Ang pahayag ay nangangahulugan, 'Naging marapat ako sa mabuting kapalaran na may lubos na karangalan'."

Iniulat kapwa nina Muslim at Bukhari na narinig ni Abu Hurayrah na sinabi ng Propeta ni Allah

-SAAS-: "Tatlong lalaki mula sa Banu Isra'il, na may sakit na ketong, pagkalagas ng buhok at pagkabulag ang dinaan sa pagsubok ni Allah. Isinugo ni Allah sa bawat isa sa kanila ang isang anghel upang ihandog sa kanila ang kagyat na kaganapan ng kanilang unang hinihiling at ng kanilang unang ninanasa. Sinabi ng may ketong: 'Ang hinihiling ko sa lahat ay makinis na kutis at maputing balat, ang pagkawala ng nakapandidiri sa mga mata ng iba.' Siya ay gumaling at pinagkalooban ng magandang balat. Pagkatapos ay tinanong siya, 'Anong kayamanan ang lubhang nakasisiya sa iyo? Sumagot siya, "Mga kamelyo at baka". Kaya't siya ay pinagkalooban ng isang buntis na kamelyo at pinagpala. Hiniling ng kalbo na magkaroon siya ng buhok, upang mawala ang dahilan ng pag-iwas sa kanya ng mga tao, at mga baka o kamelyo. Kaya't siya ay pinagkalooban ng maraming buhok at isang buntis na baka at pinagpala. Sa huli ay hiniling ng bulag na manumbalik ang kanyang paningin at isang kawan ng mga kambing. Kaya't ibinalik ang kanyang paningin at binigyan siya ng ninanais na kawan. Ang tatlo ay umunlad, sa pamamagitan ng ibinigay sa bawat isa sa kanila. Pagkaraan ay nag-anyo ang anghel na isang kaawa-awa, pinabayaan, at naligaw na manlalakbay at nilapitan ang bawat isa sa tatlong lalaki na nagsusumamo: 'Dahil sa Kanya na nagbigay sa inyo ng katangian ninyo (magandang balat, buhok at paningin) at kariwasaan, malilimusan ba ninyo ako upang matulungan akong makauwi sa amin?' Ang dalawa ay tumangging magbigay sa kanya ng kahit ano. Sinabi ng mga ito:

Napakarami nang nagpapalimos! Kahit alam namin na nangangailangan sila ay hindi namin sila mabibigyan . Ipinaalala ng anghel sa dalawa na minsan ay naghihirap din sila at walang-wala, na gaya niya, na tinugon ng mga ito: 'Subalit ang aking kariwasaan ay minana ko sa aking mga ninuno na minana naman nila sa kanilang mga ninuno'. Sinabi ng anghel: 'Kung kasinungalingan ang inyong sinabi, sana'y magbalik kayo sa dating kalagayan ninyo'. Subalit ang dating bulag ay nagwika sa manlalakbay ng tulad ng nararapat. 'Ako ay dating bulag at binigyan ako ni Allah ng paningin! Dati ay mahirap ako at binigyan Niya ako ng kayamanan. Kunin mo ang anumang gusto mo, hindi ko iyon babawiin sa iyo'. Pagkaraan ay sinabi ng anghel: 'Pag-ingatan mo ang lahat ng iyong kayamanan. Si Allah ay nasisiyahan sa iyo; at naghihinanakit sa mga dating kasama mo'."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* ' Al Sajdah".
2. Ang pagpapaliwanag ng mga salita: "Tiyak na sasabihin niya" sa pinag-uusapang berso.
3. Ang pagpapaliwanag ng mga salita: 'Dahil sa kaalamang taglay ko".
4. Ang maraming dakilang aral na ipinahihiwatig sa kasaysayan.



# KABANATA L

## "At Nang Sila ay Bigyan Niya ng Mabuting Supling, Nagtakda Sila ng mga Kabiyak Niya sa Paghahandog"

Sinabi ni Ibn Hazm: "Pinagkaisahan ang pagbabawal ng ano mang pangalan na nangangahulugang paglilingkod *('Abd)* sa iba pang nilikha bukod kay Allah, tulad ng: 'Abd "Umar, 'Abd al Ka'bah, atbp., matangi sa 'Abd al Muttalib'."

Iniulat ni Ibn Abu Hatim na sinabi ni Ibn 'Abbas, sa pagpapaliwanag sa berso, "At nang pagisahin si Adan sa kanya (kay Eba) at dalhin niya sa kanyang sinapupunan ang supling nito", nilapitan ni Satanas ang magkabiyàk at sinabi sa kanila: 'Ako ang dahilan ng pagpapaalis sa inyo sa Paraiso. Susunod kayo ngayon sa akin. Ipangako ninyo na tatawagin ninyo ang inyong magiging anak na 'Abd al Harith (alagad ng bumubungkal ng lupa). Kung hindi, ang inyong anak ay tutubuan ng dalawang sungay na tulad sa isang usa na tutusok sa katawan ng kanyang ina; gagawin ko iyon... gagawin ko iyon... nang matakot sila at sumunod.' Sila ay tumanggi; at ang

kanilang anak ay patay nang isilang. Nang magdalang-tao uli ang babae ay ganoon din ang nangyari, at muli ay patay nang isilang ang kanilang anak. Nang magdalang-tao ang babae sa ikatlong pagkakataon, sinunod nila si Satanas dahil sa pagmamahal nila sa kanilang anak. Nagkaroon sila ng anak at pinangalanan nila ito na 'Abd al Harith. Sa gayon ay nag-ugnay sila ng iba kay Allah".

Iniulat ni Watadah, sa pamamagitan ng mabisang *isnad,* na ang salitang' mga kaugnay' ay nangangahulugan dito na 'layon ng pagsunod natin' hindi 'ng pagsamba natin.' Iniulat din niya mula kay Mujahid na ang panalanging "Bigyan mo kami ng isang mabuting anak", ay ginawa dahil sa malamang na pangamba ng mga magulang na "Ang aming bagong supling ay baka hindi maging tao". Iniulat din nina Sa'id, al Hasan at iba pa ang *hadith* na iyon, na may kaunting pagbabago.

## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang pagbabawal sa lahat ng pangalan na nagpapahiwatig ng paglilingkod sa sinuman kundi kay Allah.
2. Ang pagpapaliwanag ng mga binanggit na berso.
3. "Ang *shirk* sa pagpapangalan sa bagong silang" ay hindi siyang napapaloob lamang sa kasaysayan.
4. Ang kalugud-lugod na anak ay handog ni Allah sa tao, isang tiyak na kabutihan.
5. Ang pagtatangi ng mga ninuno sa pagkakaiba ng *shirk* sa pagsunod at *shirk* sa pagsamba.

# KABANATA LI

## "Kay Allah Nauukol ang Pinakamagagandang Pangalan. Tawagin Siya sa mga Pangalang Iyon. Iwasan ang mga Gumagamit ng mga Pangalang Lapastangan."

Iniulat ni Ibn Abu Hatim mula kay ibn 'Abbas: "Ang pariralang, Gumamit ng mga pangalang lapastangan' ay nangangahulugang 'pagbibigay sa Kanya ng mga pangalan na nagpapahiwatig ng *shirk*'." Pinatotohanan ni Ibn 'Abbas ang sinundang pakahulugan, at idinagdag pa: "'Ang Al Lat' ay halaw sa 'al Ilah;' ang 'al 'Uzza' sa 'al 'Aziz.' Mula kay 'al A'mash ay nakuha namin ang ulat na ang pariralang 'gumagamit ng mga pangalang lapastangan' ay nangangahulugang pagpapasok sa kahulugan nito ng hindi nararapat dito."

---

### Mga Dagdag na Paksa

---

1. Pagpapatotoo kung ano ang mga pangalan ni Allah.

2. Pagpapatotoo sa mga dakilang kahulugan nito.
3. Ang utos na tawagin Siya sa mga pangalang iyon.
4. Ang utos na iwasan ang mga mangmang at masamang lapastangan.
5. Ang pagpapaliwanag ng uri ng kalapastanganan na ipinahihiwatig dito.
6. Ang pagsumpa sa taong nagkasala nito.



# KABANATA LII

## Pagbabawal ng "Pagbati" kay Allah

Isinalaysay ni ibn Mas'ud -RAA- sa *sahih*. "Noong minsang manalangin kami na kasama ng Propeta -SAAS- ay sinabi namin: 'Kapayapaan kay Allah mula sa Kanyang mga alagad. Kapayapaan sa mga naritong tao.' Tumugon ang Propeta sa pamamagitan ng pagbibigay sa amin ng utos: 'Huwag sabihing "Kapayapaan kay Allah" sapagkat si Allah ang Kapayapaan'."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng "Kapayapaan".
2. Ang "Kapayapaan" ay isang pagbati.
3. Ang kamalian nito kapag ipinatungkol kay Allah.
4. Ang sanhi ng kamalian
5. Pagtuturo sa mga Muslim kung ano ang tama at maling pagbati.

# KABANATA LIII

## Tungkol sa Pananalangin: "Diyos ko, Patawarin Mo ako Ayon sa Kalooban Mo."

Iniulat ni Abu Hurayrah sa *sahih* na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Huwag sasabihin ng sinuman, 'Diyos ko, patawarin Mo ako ayon sa kalooban Mo;' o, 'kaawaan Mo ako ayon sa kalooban Mo.' Sapagkat walang sinumang makapipilit kay Allah." Kaya't nararapat ang paghaharap ng tiyak na kahilingan. Iniulat ni Muslim ang *hadith*: "Iharap kay Allah ang kahilingan nang matatag at tiyak. Kay Allah ay walang kahilingan na labis o hindi Niya kaya."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagbabawal ng pagpapasubali sa panalangin.
2. Ang sanhi ng pagbabawal.
3. Ang kahulugan ng "tiyak na kahilingan".
4. Ang kahilingang panalangin ay ginagawang malinaw, tiyak at matindi.
5. Ang pagbibigay-katwiran sa huling paksa.

# KABANATA LIV

## Pagbabawal sa Pagtawag sa Sinuman: "Alagad Ko" o "Alipin ko."

Iniulat ni Abu Hurayran sa *sahih* na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Huwag sasabihin ng sinuman sa isang utusan: 'Dalhan mo ng pagkain ang iyong panginoon' o 'Dalhan mo ng ilaw ang iyong panginoon'... 'Alagad ko'... 'Alipin ko'. Hayaang sabihin ng alagad: 'Amo ko,' *(sayyidi)* o 'Patron ko *(mawlay)* at hayaang sabihin ng amo sa alagad o alipin, 'Iho' (o'Iha)'."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagbabawal ng pagsasabi (sa alagad) 'Alagad ko', 'Alipin ko'.
2. Ang pagbabawal ng pagsasabi (sa amo) 'Panginoon ko'.
3. Pagtuturo sa amo na sabihing: 'Iho , 'Iha'.
4. Pagtuturo sa alagad na sabihing: 'Amo ko', 'Patron ko'.
5. Pagbibigay-diin sa *tawhid*, kahit sa pagsasalita – ang tiyak na layunin ng utos.

# KABANATA LV

## Pananagutang Magbigay sa mga Humihingi sa Ngalan ni Allah

Iniulat ni Abu Dawud at ni al Nasa'i, sa pamamagitan ng mabisang *isnad,* na iniulat ni Ibn 'Umar -RAA- na sinabi ng Propeta: "Ang sinumang humingi sa inyo sa ngalan ni Allah ay dapat bigyan; ang sinumang tumawag sa inyo sa ngalan ni Allah ay dapat sagutin. At ang sinumang tumulong sa inyo ay dapat gantimpalaan. Kung wala kayong maibibigay na gantimpala sa kanya, ipanalangin siya hanggang sa madama ninyo na nagantimpalaan siya nang sapat."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Pananagutang pangalagaan ang tao na humihingi ng pangangalaga sa ngalan ni Allah.
2. Pananagutang bigyan ang humingi sa ngalan ni Allah.
3. Pagsagot sa tumatawag.
4. Pagbibigay ng gantimpala sa mabuting gawa.

5. Ang panalangin ay katumbas ng gantimpala para sa mga hindi makapagbibigay ng ano pa man.
6. Ang pagpapaliwanag ng pahayag: "Hanggang sa madama ninyo na nagantimpalaan siya nang sapat."



# KABANATA LVI

## Tanging Paraiso ang Maipapanalangin ukol sa "Alang-alang kay Allah"

Isinalaysay ni Abu Dawud mula kay Jabir na sinabi ng Propeta ni Allah: "Tanging Paraiso ang maipapanalangin alang-alang kay Allah."

---

Mga Dagdag na Paksa

---

1. Pagbabawal ng paghingi ng ano pa man alang-alang kay Allah matangi sa pinakamataas at pinakamahalaga.
2. Na ang alang-alang kay Allah ay isang banal na katangian.

# KABANATA LVII

## Tungkol sa mga Pasubali

Sinabi ni Allah *-subhanahu wa ta'ala-*: "Sinasabi nila: 'Kung wala tayong kinalaman dito, hindi natin sasapitin ang malupit na pagpatay at kamatayan'... Sa mga nagsasabi tungkol sa kanilang mga napatay na kasama habang namamalagi sila sa ligtas na lugar (na malayo sa labanan): 'Kung sumunod sila sa amin, hindi sana sila napatay'."

Isinalaysay ni Abu Hurayrah sa *sahih* na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Maingat na hanapin ang makabubuti sa inyo. Manalangin sa tulong ni Allah at huwag lilihis sa inyong landas. Huwag mamimighati kung abutin ng kasawiang-palad: 'Kung ginawa ko lamang iyon, sana'y hindi nangyari ito; sa halip ay sabihing: 'Nagpasiya si Allah, at naganap ang Kanyang ipinasiya'. Ang 'kung' ay nagbubukas ng pintuan kay Satanas."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng dalawang berso mula sa *surah* "Al 'Imran".

2. Ang malinaw na pagbabawal sa pagsasabi ng "kung" sa kasawiang-palad.
3. Ang pagpapaliwanag ng pagbabawal sa pamamagitan ng pagbanggit kay Satanas.
4. Ang payo sa mabuting pag-iisip at pagsasalita.
5. Ang utos na pagsikapang hanapin ang makabubuti habang humihingi ng pangangalaga ni Allah.
6. Ang pagbabawal ng kasalungat nito – na kawalan ng kakayahan.



# KABANATA LVIII

## Pagbabawal ng Pagsumpa sa Hangin

Iniulat ni Al Tirmidhi, na may ilang pagwawasto, na sinabi ni Ubayy Ibn Ka'b: "Sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Huwag susumpain ang hangin. Kung salungat sa inyong mga kagustuhan ang mga pangyayari, manalangin: 'O Panginoon, hinihingi Namin sa Iyo na ipagkaloob Mo sa amin ang kabutihan ng hanging ito, ang pinakamabuti nito, ang pinakamabuti ng ipinasiya Mo. Dumudulog kami sa Iyo laban sa kasamaan ng hanging ito, laban sa pinakamasama nito, laban sa pinakamasama ng ipinasiya Mo'."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagbabawal ng pagsumpa sa hangin.
2. Patnubay sa makabubuting panalangin sa kasawiang-palad.
3. Na ang kasawiang-palad ay isang layon ng banal na pangunguna.
4. Na si Allah ay maaaring maghatid ng kasawiang-palad at ng kasalungat nito.

# KABANATA LIX

## Pagbabawal ng Maling Paghihinala kay Allah

*"Pinaghinalaan nila nang mali si Allah, tulad ng ginagawa ng mga di-sumasampalataya, na namimighati: 'Kung may kinalaman kami dito...' Sabihing: 'Ang lahat ay na kay Allah'..."*

Sinabi ni Allah *-subhanahu wa ta'ala-*: "Ang mga nagkukunwari at naniniwala sa maraming diyos ay naghihinala nang masama kay Allah. Sa kanila babaling ang kasamaan..." Ang sinundang berso ay sinabi ni Ibn al Qayyim upang ipaliwanag ang pamagat na berso. Idinagdag niya: "Ang masamang hinala ng mga di-sumasampalataya ay hindi ipagkaloob ni Allah *-subhanahu wa ta'ala-* ang tagumpay sa Kanyang Propeta; na mapaparam ang layunin ng Islam; na ang sinapit nilang kasawiang-palad ay hindi inihatid sa kanila ni Allah sa kaalaman Niya." Tunay na ang masamang hinala ay ang pagtatatwa sa kaalaman ni Allah, ang Kanyang *qadar* (talaga), na magtatagumpay ang kapakanan ng Kanyang Propeta, na ibibigay ni

Allah ang tagumpay sa Kanyang Propeta sa ibabaw ng lahat ng relihiyon. Ang ganitong masasamang hinala ay tunay na iniisip ng mga nagkukunwari at naniniwala sa maraming diyos, tulad ng ipinahihiwatig ng *surah* "Al Fath". Ito ay masama sapagkat hindi ito naaangkop kay Allah, sa Kanyang kaalaman, sa Pagpuri sa Kanya at tunay na pangako.

Ito ang sadyang nararapat. Kung iisiping palagiang pinaglalaban ni Allah ang mali at masama laban sa tunay at mabuti, kaya't napaparam ang huli; kung itatanggi na naganap ang mga pangyayari dahil sa Kanyang *qadar* at pasiya; kung itatanggi ang kaalaman ni Allah na dapat na purihin sa Kanya, at sabihing ang mga pangyayari ay gawa ng bulag na kalooban o pagkakataon – Iyon ang masamang hinala ng mga di-sumasampalataya. Kaabahan sila sa Apoy!

Maraming tao ang nabubulid sa pagkakamaling ito hinggil sa nangyayari sa kanila at sa iba. Ang maliligtas lamang ay yaong ganap na nakakakilala kay Allah, sa Kanyang mga pangalan at katangian, sa Kanyang talino. Hayaang makinabang sa babalang ito ang matalinong mambabasa na naging biktima ng paghihinala. Hayaang magsisi siya kay Allah at hingin ang Kanyang pagpapatawad. Hanapin ang sinumang nais ninyo, tiyak na matutuklasan ninyo na mahigpit ang kanyang pagtutol sa *qadar*, sinisisi ito, iniisip na hindi ito dapat na ganoon. Subalit tingnan ang inyong sarili, Kapatid na Mambabasa! Ikaw ba ay ganap na malaya rito? Kung ikaw ay malaya, mabuti ang iyong nagawa! 'Kung hindi, ang kaligtasan ay hindi sasapit sa iyo.

## Mga Dagdag na Paksa

1. Pagpapaliwanag ng berso mula sa *surah* "Al 'Imran".
2. Pagpapaliwanag ng *surah* "Al Fath".
3. Ang hinala ay maaaring maraming uri.
4. Tanging ang nakakikilala kay Allah, sa Kanyang mga pangalan at katangian ang ligtas sa hinala ni Allah.



# KABANATA LX

## Tungkol sa mga Tumatanggi sa *Qadar*

Isinalaysay ni Muslim na sinabi ni Ibn 'Umar: "Dahil sa Kanya na mahigpit na humahawak sa kaluluwa ni Ibn 'Umar! Kung mayroong isang tao na may bunton ng ginto na kasinlaki ng kay Uhud at ginugol itong lahat alang-alang kay Allah, ito ay hindi tatanggapin ni Allah kung hindi siya naniniwala sa *qadar*. Pagkaraan ay sinambit niya ang mga Salita ng Propeta -SAAS- bilang katunayan: "Ang *iman* ay paniniwala kay Allah, sa Kanyang mga anghel, mga Aklat, mga Propeta, sa Araw ng Paghuhukom, at sa *qadar* (ni Allah) sa kabutihan o kasamaan man'."

Sinabi ni 'Ubadah ibn al Samit sa kanyang anak: "O Anak Ko, kailanman ay hindi mo malalasap ang *iman* hangga't hindi mo nalalaman na ang sinapit mo ay tiyak na magaganap sa iyo; na ang hindi mo sinapit ay tiyak na hindi magaganap sa iyo. Personal na narinig ko na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: 'Ang unang nilikha ni Allah ay ang panulat. Inutusan Niya ito na isulat ang hustong sukat ng lahat ng bagay hanggang sa Araw ng Paghuhukom.' O Anak ko, narinig ko na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-:

'Ang sinumang mamatay na hindi naniniwala rito ay hindi nabibilang sa akin'."

Sa isang bahagyang naiibang bersiyon ni Ahmad, sinabi ng *hadith*: "Ang unang bagay na nilikha ni Allah ay ang panulat. Inutusan Niya ito na sumulat. Ang lahat ng naganap mula noon hanggang sa Araw ng Paghuhukom ay isinulat nang oras na iyon." Sa isa pang bersiyon ni Ibn Wabh, "Ang sinumang hindi naniniwala sa *qadar*, sa mabuti at sa masama – ay itatalaga ni Allah sa apoy."

Nabasa natin sa *Musnad*, sa *Al Sunan* ni Ibn al Daylami, at sa *Sahih* ni al Hakim: "Lumapit ako kay Ubayy ibn Ka'b at ipinagtapat sa kanya ang iniisip ko tungkol sa *qadar*. **Pinayuhan niya ako sa pag-asang** aalisin ni Allah ang lahat ng pag-aalinlangan sa aking puso. Pagkaraan ay sinabi niya: 'Kung gugugulin mo sa kawanggawa ang bunton ng ginto ni Uhud, ito ay hindi tatanggapin ni Allah hangga't hindi ka naniniwala sa *qadar*, hangga't hindi mo nalalaman na ang sinapit mo o ang hindi mo sinapit ay kinakailangan at tiyak na magaganap. Kapag namatay ka na hindi mo natatamo ang paninindigang iyon, ikaw ay mabibilang sa Apoy.' Pagkaraan ay humingi ako ng payo kay 'Abdullah ibn Mas'ud, kay Hudhayfah ibn al Yaman, at kay Zayd ibn Thabit – at sinabi nilang lahat sa akin ang gayon ding *hadith* ng Propeta."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Ang pagpapaliwanag ng tungkuling maniwala sa *qadar*.

2. Ang pagpapaliwanag ng kahulugan ng paniniwala sa *qadar*.
3. Ang pagsumpa sa mga ginawa ng mga di-naniniwala sa *qadar*.
4. Na walang sinumang makalalasap ng *iman* hangga t hindi siya naniniwala sa *qadar*.
5. Ang unang nilalang na nilikha.
6. Na ang lahat ng tadhana ay isinulat na.
7. Ang kawalang-malay ng Propeta -SAAS- sa kasalanan ng mga hindi naniniwala sa *qadar*.
8. Ang kinagawian ng mga ninuno na pagtatanong sa marurunong, upang mawala ang lahat ng alinlangan.
9. Na kapani-paniwalang sinasagot ng marurunong ang nagtatanong sa pamamagitan ng pagtukoy ng paghuhukom sa Propeta ni Allah -SAAS- lamang.



# KABANATA LXI

## Tungkol sa mga Gumagawa ng Imahen

Iniulat ni Muslim at ni al Bukhari mula kay Abu Hurayrah -RAA-: "Sinabi ng Propeta ni Allah SAAS-: 'Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "Wala nang higit na di-makatarungan kundi ang tao na nagsasabing makalilikha siya ng tulad ko. Sila ba ay lilikha lamang ng isang atomo? Isang binhi? Isang butil ng trigo"?'" Iniulat nila mula kay 'A'ishah -RAA-· "Sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: 'Ang mabigat na parusa sa Araw ng Paghuhukom ay ipapataw sa mga nakikipagpaligsahan sa paglikha ni Allah'." Iniulat nila mula kay ibn 'Abbas: "Narinig ko na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: 'Ang lahat ng pintor ay patungo sa Apoy. Ang lahat ng kanyang ipininta ay gagayahin ng iba at gagamiting pahirap sa kanya sa Impiyerno'. "Sa huli ay inulat nila kapwa ang *marfu' hadith*, "ang sinumang gumawa ng isang imahen ay hihinging bigyan ito ng buhay na hindi niya kailanman magagawa."

Iniulat ni Muslim mula kay Abu al Hayyaj na sinabi niya: "Sinabi sa akin ni 'Ali: 'Itatalaga ba kita na gawin ang itinalaga ng Propeta ni Allah na gawin ko? Huwag mag-iiwan ng kahit isang imahen

nang hindi ito binubura, ng kahit isang mataas na puntod nang hindi ito ipinapantay sa lupa'."

## Mga Dagdag na Paksa

1. Mahigpit na pagsumpa sa mga gumagawa ng imahen.
2. Paglilinaw ng dahilan nito, dili iba't paglabag sa *adab* kaugnay kay Allah, batay sa Kanyang pahayag: "Wala nang higit na di-makatarungan kundi ang tao na nagsasabing makalilikha siya ng tulad Ko."
3. Ang pagkakaiba ng banal na kapangyarihan sa kawalang kakayahan ng tao, batay sa pahayag, "Sila ba ay lilikha lamang ng isang atomo? ng isang butil ng trigo?'
4. Na ang kanilang parusa ay magiging pinakamabigat.
5. Na si Allah ay lilikha ng isang kaluluwa para sa bawat imahen na magpaparusa sa gumagawa ng imahen sa Impiyerno.
6. Na hihingin sa pintor na bigyan ng kaluluwa ang bawat ipininta niyang larawan.
7. Ang utos na lipulin o wasakin ang lahat ng imahen.



# KABANATA LXII

## Tungkol sa Malimit na Pagsumpa

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "Tuparin ang inyong mga pangako."

Iniulat nina Muslim at al Bukhari mula kay Abu Hurayrah -RAA- na sinabi niya: "Narinig ko na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Ang sumpa ay isang paglalapat ng pag-uukol; subalit ito ay kasumpa-sumpa kung gagamitin upang makinabang."

Isinalaysay ni Al Tabarani mula kay Salman, sa pamamagitan ng mabisang *isnad* na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Ang tatlo ay hindi babanggitin ni Allah; ni hindi sila pagpapalain ni Allah. Sa kanila nauukol ang mabigat na parusa. Sila ay: Isang may sapat na gulang na nangangalunya, isang mapagmalaking umaasa sa iba at isang tao na kinakalakal si Allah, bumibili at nagbibili sa pamamagitan ng panunumpa na nananawagan sa Kanya sa lahat ng pagkakataon."

Nabasa natin sa *Sahih* na iniulat ni Allah -SAAS-: "Ang pinakamabuti sa aking lipi ay mga kapanahon ko. Ang susunod na pinakamabuti ay yaong mga kasunod nila, at pagkatapos ay yaong mga kasunod

ng huli." Sinabi ni 'Imran: "Hindi ko maalala kung ang binanggit niya ay dalawang henerasyon pagkaraan ng kanyang mga kapanahon o tatlo." Nagpatuloy ang Propeta: "Pagkatapos ay darating ang isang henerasyon ng lipi na magbibigay ng patunay nang hindi tinatanong, na magkakanulo nang hindi nagiging karapat-dapat sa pagtitiwala, na manunumpa ngunit hindi tutupad. Mamamalas sa kanila ang kanilang kariwasaan."

Kaparehong isinalaysay ni Ibn Mas'ud sa *Sahih* na sinabi ng Propeta -SAAS-: "Ang pinakamabuting lipi ay kapanahon ko. Ang susunod na pinakamabuti ay yaong kasunod nila, at ang mga susunod pagkaraan nito. Pagkaraan ay darating ang isang lipi na walang pakundangang magbibigay ng patunay." Sinabi ni Ibrahim: "Noon ay pinarurusahan tayo ng mga nakatatanda sa atin kapag tayo, gayong wala pa sa sapat na gulang at bata pa, ay agad-agad na nanumpa o nagpapatunay kahit hindi nakahanda."

---

## Mga Dagdag na Paksa

---

1. Ang Payo na dapat tuparin ang mga sumpa.
2. Na ang mga sumpa ay may kinauukulan; na kasuklam-suklam ang mga ito kung ukol sa pakinabang.
3. Mahigpit na pagsumpa sa walang kabuluhang pagdulog sa panunumpa.
4. Maaaring maging malaki ang pagkakasala kahit na kakaunti o maliit ang may kagagawan.

5. Pagsumpa sa mga nanunumpa kahit hindi kinakailangan.
6. Ang pagpuri ng Propeta sa unang tatlo o apat na henerasyon. Ang pagsasabi niya tungkol sa mga kasunod nito.
7. Ang pagsumpa sa mga nagpapatunay kahit hindi kinakailangan.
8. Ang pangangaral ng mga ninuno sa mga bata dahil sa walang kaparakang pagpapatunay at panunumpa.



# KABANATA LXIII

## Tungkol sa mga Pangako ni Allah at ng Propeta

Sinabi ni Allah *-ta'ala-*: "Tuparin ang kasunduan kay Allah kung kayo ay nakipagkayari nito, at huwag sisira sa inyong mga sumpa sa sandaling tiyakin ninyo ang mga ito." Iniulat ni Muslim mula kay Buraydah. "Kailanma't itinalaga niya ang isang opisyal ng hukbo o ipinagkaloob sa kanya ang pag-aatas sa isang hukbo o ekspedisyon, ang Propeta ni Allah -SAAS- ay nagpapayo sa kanya at sa kanyang mga alagad na matakot kay Allah. Sinabi niya: Humayo kayo sa ngalan ni Allah. Magwagi kayo alang-alang sa Kanya. Labanan ang mga di-sumasampalataya kay Allah, hindi dahil sa pagkapoot o may panlilinlang. Huwag lalapastanganin ang patay; ni huwag papatay ng sanggol. Kapag nakasagupa ninyo ang inyong mga kaaway na naniniwala sa maraming diyos, tawagin sila sa tatlong mabuting katangian. Alinman ang ipangako nilang susundin, tanggapin ito sa kanila at kalagin ang inyong tanikala sa kanila. Pagkatapos ay tawagin sila sa Islam. Kapag sumang-ayon sila na pasakop dito, tanggapin ito sa kanila at

hilingin sa kanila na umalis sa kanilang mga lugar at tumungo sa Muhajirun. Tiyakin sa kanila na kapag sila ay tumalima, ang mga karapatan at pribilehiyo ng Muhajirun ay mapapasakanilang lahat na kapantay nila. Kapag sila ay tumanggi, ipabatid sa kanila na sila ay ituturing na tulad ng mga lagalag ng kampo ng mga Muslim, na sila ay sumasailalim sa batas ni Allah; na hindi sila magkakaroon ng kahati sa mga nasamsam o napakinabang sa digma hangga't hindi sila lumalaban sa panig ng Muslim. Kapag ito ay tinutulan nila, papagbayarin sila ng *jizyah*. Kapag sila ay sumang-ayon, tanggapin sila at ihinto ang pakikipaglaban sa kanila. At kung sila ay magmamatigas pa, hingin ang tulong ni Allah at labanan sila. Kung lulusubin ninyo ang isang lugar at nais ng mga tao roon na makipagkasundo kay Allah at sa Kanyang Propeta, huwag itong ipagkakaloob sa kanila. Ipagkaloob sa kanila ang pakikipagkasundo sa inyo at sa inyong hukbo. Sapagkat ang anumang paglabag sa inyong kasunduan ay hindi kasimbigat ng paglabag sa pakikipagkasundo kay Allah at sa Kanyang Propeta. Kung hihilingin ng mga nakukubkob na gamitin ninyo ang pagpapasiya ni Allah sa kanilang katayuan, tanggihan ito at sa halip ay ialok sa kanila ang inyong pagpapasiya. Hindi ninyo nalalaman kung ang inyong pagpapasiya ay katulad ng kay Allah."

---

## Mga Dagdag na Paksa

---

1. Ang pagkakaiba ng pangako o pakikipagkasundo ni Allah, ng Kanyang Propeta at ng mga Muslim.

2. Ang payo na sundin ang di lubhang mapanganib na pamamaraan.
3. Ang atas: "Humayo kayo sa Ngalan ni Allah, alang-alang kay Allah".
4. Ang atas: "Labanan ang mga nagtatakwil kay Allah."
5. Ang atas: "Hingin ang tulong ni Allah at labanan sila."
6. Ang pagkakaiba ng pagpapasiya ni Allah at ng pagpapasiya ng 'ulama'.
7. Na ang pagpapasiya ng kasama ay maaaring umayon o hindi sa pagpapasiya ni Allah.



# KABANATA LXIV

## Tungkol sa mga Panunumpa na May Bisa kay Allah

Iniulat ni Muslim mula kay Jundub ibn 'Abdullah -RAA- na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Sinabi ng isang lalaki: 'Dahil kay Allah! Hindi patatawarin ni Allah ang taong iyon.' Dito ay sinabi ni Allah – Nawa'y purihin at luwalhatiin Siya-: 'Sino itong nagsasabi na hindi ko mapapatawad ang taong iyon? Tunay na pinatawad ko siya at pinabulaanan ang pahayag na iyon'." Sa bersiyon ni Abu Hurayrah, nasasaad ang *hadith:* "Ang tao na sumumpa ay isang banal. Subalit Siya ay gumawa ng isang pahayag na nagwasak sa kanyang buhay sa mundong ito at sa kabilang-buhay."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Babala laban sa mga panunumpa na may bisa kay Allah.
2. Ang Apoy sa Impiyerno ay mas malapit sa sinuman kaysa sa kanyang talampakan.

3. Gayundin ang Paraiso.
4. Ang lahat ng pahayag ay pinatutunayan ni Allah.
5. Ang tao ay maaaring patawarin sa mga kadahilanang malayo sa kanyang inaasahan.



# KABANATA LXV

## Maaaring Hindi Hilingin Kay Allah na Mamagitan Laban sa Kanyang mga Nilalang

Iniulat ni Abu Dawud mula kay Jubayr ibn Mut'im -RAA-: "Isang lagalag ang lumapit sa Propeta ni Allah -SAAS- at sinabi: 'O Propeta ni Allah! Pinapatay ang maraming tao; nagugutom ang mga pamilya; nawawasak ang mga kayamanan. Maaari bang manalangin ka sa iyong Panginoon na dulutan kami ng ulan? Sumasamo kami kay Allah laban sa iyo, at sa iyo laban kay Allah.' Nakinig ang Propeta -SAAS- at sinabi lamang: '*Subhana Allah* (Purihin si Allah)'. Inulit-ulit niya nang nag-iisa ang pariralang ito hanggang sa mahalata ng kanyang mga kasama ang pagkagalit niya. Sa huli ay sinabi niya:' 'Sa aba mo! Hindi mo ba alam kung sino si Allah? Napakadakila ni Allah upang hilingin na mamagitan laban sa sinuman'."

---

**Mga Dagdag na Paksa**

---

1. Pagsumpa sa kahilingan na mamagitan laban sa sinuman.

2. Ang galit ng Propeta ay malinaw na nakita sa mukha ng kanyang mga kasama.
3. Ang pagpapaumanhin niya sa hinihiling sa kanya na hilingin ang pamamagitan ni Allah.
4. Ang pagpapaliwanag ng pariralang *Subhana Allah*.
5. Hiniling ng mga Muslim kay Muhammad na dumalangin ng ulan.



# KABANATA LXVI

## Ang Pangangalaga ng Propeta sa *Tawhid* at ang Paghadlang Niya sa lahat ng Daan Patungo sa *Shirk*

Isinalaysay ni Abu Dawud, sa pamamagitan ng mabuting *isnad,* na sinabi ni 'Abdullah ibn al Shik-hshir -RAA-: "Sumama ako sa delegasyon ni Banu 'Amir sa Propeta ni Allah -SAAS. Nang dumating kami ay sinabi namin: 'Ikaw ang aming panginoon!' Sumagot siya: 'Ang panginoon ay si Allah! Nawa'y purihin at luwalhatiin Siya!' Nagpatuloy kami: 'Ikaw ang higit na mapagbigay, ang pinakabanal at ang pinakamakapangyarihan!' Sinabi niya: 'Sabihin ninyo sa akin kung ano ang sadya ninyo, at huwag kayong padadala kay Satanas'."

Iniulat ni Al Nasa'i sa pamamagitan ng mabuting *isnad* na sinabi ni Anas -RAA-: "Nang tukuyin ng ilang tao ang Propeta sa pamamagitan ng mga salitang, 'O Propeta ni Allah', 'O pinakamahusay sa amin', O Anak ng pinakamahusay', 'Puno namin', o 'Anak ng aming Puno', sinansala niya ang mga ito at sinabing: 'O mga nilalang, sabihin ninyo ang sadya ninyo rito, at huwag ipatangay ang inyong dam-damin kay Satanas. Ako ay walang iba kundi si

Muhammad, ang alagad ni Allah at ang Kanyang Propeta. Hindi ko sinasang-ayunan ang pag-aangat ninyo sa akin sa kalagayang higit sa itinalaga sa akin ni Allah-Nawa'y purihin at luwalhatiin -Siya'."

---

## Mga Dagdag na Paksa

---

1. Pagbabala sa mga tao laban sa pagsasabi ng kalabisan.
2. Ang nararapat na pagtugon ng tao na tinutukoy na "Puno Namin".
3. Ang utos ng Propeta, "Huwag kayong padadala kay Satanas", sa kabila ng katotohanan na wala silang sinabing anuman kundi ang katotohanan.
4. Ang kanyang pahayag, 'Hindi ko sinasang-ayunan ang pag-aangat ninyo sa akin nang higit sa aking itinalagang kalagayan".



# KABANATA LXVII

## "Wala Silang Ginawang Makatwirang Pagtaya Kay Allah, Ayon sa Nararapat sa Kanya. Sa Araw ng Paghuhukom, ang Buong Mundo ay Magiging Sandakot Lamang Niya."

Isinalaysay ni Ibn Mas'ud: "Minsan ay lumapit ang isang pari sa Propeta ni Allah -SAAS- at sinabi: 'O Muhammad! Natuklasan namin (sa mga banal na aklat) na ilalagay ni Allah ang kalangitan sa isang daliri, ang kalupaan sa isang daliri, ang mga punungkahoy sa isang daliri, ang tubig sa isang daliri, ang lupa sa isang daliri at ang sangkatauhan sa isang daliri, at sasabihing: Ako ang Hari. (Ano ang kahulugan nito?)' Bumulalas ng tawa ang Propeta, pinatotohanan ang pahayag ng pari tungkol kay Allah at binanggit ang berso: 'Wala silang ginawang makatwirang pagtaya kay Allah, ayon sa nararapat sa Kanya. Sa Araw ng Paghuhukom, ang buong mundo ay magiging sandakot lamang Niya, at ang kalangitan ay makukuyom sa Kanyang kamay. Luwalhati sa Kanya. Siya ay nangingibabaw sa mga kasama na iniuugnay nila sa Kanya")

Sa isa pang bersiyon na isinalaysay ni Muslim. isinasaad ng *hadith*: "... At ang mga kabundukan

at punongkahoy sa isang daliri. Pagkaraan ay inalog Niya ang mga ito at sinabing. 'Ako ang Hari! Ako si Allah!" Ayon kay al Bukhari, "Ilalagay ni Allah ang kalangitan sa isang daliri, ang lupa at tubig sa isang daliri, at ang sangkatauhan sa isang daliri." Ang bersiyong ito ay isinalaysay din ni Muslim na nagsalaysay din mula kay Ibn 'Umar ng sumusunod na *marfu. hadith:* "Sa Araw ng Paghuhukom, kukuyumin ni Allah ang kalangitan sa Kanyang kanang kamay at sasabihing: 'Ako ang Hari. Nasaan ang mga maniniil? ang suwail?' Pagkatapos ay kukuyumin niya ang pitong kalupaan sa Kanyang kaliwang kamay at sasabihing: 'Ako ang Hari. Nasaan ang mga maniniil? Nasaan ang suwail?"

Isinalaysay ni Ibn 'Abbas na sinabi ng Propeta: "Ang pitong kalangitan at ang pitong kalupaan ay nasa kamay ni Allah na gaya lamang ng isang binhi ng mustasa sa kamay ng sinuman sa inyo." Iniulat ni Ibn Jarir mula kay Yunus mula kay Ibn Wahb: "Isinalaysay ni Ibn Zayd mula sa kanyang ama na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: "Ang pitong kalangitan ay nasa trono ni Allah na tulad ng pitong *darahim* na ipinukol sa kalasag ng isang magiting na mandirigma." Sinabi ni Abu Dharr -RAA-: "Narinig ko na sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: 'Ang luklukan ni Allah (na inilarawan ng Koran na "umaabot sa kalangitan at sa lupa") ay tulad sa isang tanikala sa Kanyang trono na nakalatag sa kaparangan'."

Sinabi ni Ibn Mas'ud: "Sa pagitan ng mababa at ng susunod na kalangitan, at sa bawat natitirang limang kalangitan ay nakalatag ang limandaang taon.

Sa pagitan ng ikapitong langit at ng luklukan ay nakalatag ang limandaang taon. Sa pagitan ng luklukan at ng tubig ay isa pang limandaang taon. Ang trono ay nasa ibabaw ng tubig at si Allah ay nasa ibabaw ng trono. Hindi nakakaila sa Kanya ang lahat ng inyong gawa. Itong huling *hadith* ay isinalaysay ni Ibn Mahdi mula kay Hammad ibn Salamah, mula kay 'Asim, mula kay Zirr, mula kay Abdullah. Ito ay iniulat sa ganitong anyong gramatiko ni al Mas'udi mula kay 'Asim, mula kay Ab Wa'il, mula kay Abdullah. Ito ay iniulat din ni al Hatiz al Dhahabi – Nawa'y pagpalain ni Allah ang kanyang kaluluwa-na nagsasabing: "Ang *hadith* na ito ay marami pang bersiyon."

Iniulat ni Abu Dawud at ng iba pang tagalikom ng *hadith* na sinabi ni al 'Abbas ibn 'Abd al Muttalib -RAA-: "Sinabi ng Propeta ni Allah -SAAS-: 'Alam ba ninyo kung gaano kalayo ang langit sa lupa?' Sumagot kami: 'Si Allah at ang Kanyang Propeta ang higit na nakaaalam!" Sinabi niya: 'Sa pagitan nila ay may layong 500 taon ng paglalakbay; gayundin sa pagitan ng bawat iba pang langit. Ang luwang ng bawat langit ay isa pang 500 taong paglalakbay. Sa pagitan ng ikapitong langit at ng trono ay isang dagat na ang dulo't dulo ay pinaghihiwalay ng isa pang layo na 500 taon. Si Allah – nawa'y luwalhatiin Siya–ay nasa ibabaw nito. Walang anumang gawa ng tao na nakaliligtas sa Kanyang pansin.'"



## Mga Dagdag na Paksa

1. Ang pagpapaliwanag ng berso: "... at ang buong kalupaan ay kinuyom sa Kanyang kamay."
2. Na ito at ang iba pang larangan ng karunungan ay nilinang ng mga Hudyo sa panahon ng Propeta -SAAS; na hindi nila itinago ang mga ito, ni hindi ipinagkait kay Allah ang iniulat ng kanilang mga tradisyon.
3. Na pinaniwalaan ng Propeta ang ulat ng pari, at ito ay pinatotohanan ng Koran.
4. Na bumulalas ng tawa ang Propeta–na halakhak ng kagalakan at pagsang-ayon-sa ulat ng pari.
5. Pagbanggit sa mga kamay ni Allah: Ang kalangitan sa Kanyang kanang kamay at ang kalupaan sa Kanyang kaliwang kamay.
6. Na ang kamay ni Allah ay tinutukoy na "kaliwang kamay." Niya.
7. Ang palalo at ang mga maniniil.
8. Ang pagpapaliwanag ng: "tulad ng isang binhi ng mustasa sa kamay ng sinuman sa inyo".
9. Ang kadakilaan ng Luklukan kung ihahambing sa kalangitan.
10. Ang kadakilaan ng Trono kung ihahambing sa Luklukan.
11. Na ang Trono ay iba sa Luklukan.
12. Ang pagitan ng bawat langit.
13. Ang layo ng ikapitong langit sa Luklukan.
14. Ang layo ng Luklukan sa tubig.

15. Na ang Trono ay nasa ibabaw ng tubig.
16. Na si Allah ay nasa ibabaw ng Trono.
17. Ang layo ng lupa sa langit.
18. Ang sukat ng bawat langit ay 500 taon.
19. Na sa dulo't dulo ng tubig sa ibabaw ng kalangitan ay may pagitang 500 taon.

Purihin si Allah, Panginoon ng santinakpan, at nawa'y pagpalain Niya ang ating Punong Muhammad, ang lahat ng kanyang kaanak at mga kasama. Amen.



## TALAHULUGANAN

**'adh**: pangkukulam; pagkakalat ng kasamaan sa pamamagitan ng kasinungalingan at maling balita; paghula ng kasawiang-palad o kapahamakan.

**'adwa**: panghahawa ng sakit, o ang mismong sakit. Sa halip na ipagkaila ang panghahawa ng sakit, ang balak dito ay ipagkaila ang mismong panghahawa, tulad ng iba pang likas na pangyayari, na hindi magaganap kung hindi itinalaga ni Allah, tulad ng waring ipinahihiwatig ng pangkukulam at salamangka.

**'alayhi** al salam; Sumakanya nawa ang kapayapaan.

**AS**: Daglat ng 'alayhi al salam.

**'aza'im**: tingnan ang *ruqyah, ruqa.*

**Banu Isra'il**: Mga anak ng Israel, ang mga Hudyo.

**Barzakh**: malabituing lugar na ang mga kaluluwa ng mga namayapa ay namamahinga hanggang sa Araw ng Paghuhukom.

**dinar**: pangunahing sukatan ng salapi sa Daigdig ng Muslim.

**dirham**: maliit na sukatan ng salapi sa Daigdig ng Muslim. (maramihan, *darahim).*

**Fa'l**: pag-asam sa magandang mangyayari; nagpapahiwatig ng mga palatandaan ukol sa kabutihan ng sangkatauhan.

**ghul**: gawa-gawang dambuhala na malimit ipanakot sa mga bata.

**hadith**: isang tradisyon ng Propetang Muhammad -SAAS; isang ulat ng kanyang sinabi o pagsasalaysay ng kanyang kilos o saloobin.

**hamah**: isang dambuhalang uod na sinasabing lumilibot sa puntod ng isang pinatay na hindi na naipaghihiganti, at hindi mawawala hangga't hindi nabibigyan ng kasiyahan sa pamamagitan ng madugong paghihiganti.

**iman**: pananampalataya. Sa Islam, ang pananampalataya ay hindi bulag at hindi ito kailanman sumasalungat o naiiba sa "katwiran. ' Ito ay singkahulugan ng "pananalig."

**isnad**: ang kawing ng mga tagapagsalaysay na naglalahad sa isang *hadith* (tradisyon) ng Propeta –SAAS.

**iyafah**: isang paraan ng pagpapabanal; pagpapalipad sa isang ibon at pagpapakahulugan sa mga pangyayari sa liwanag ng paglipad ng ibon at ng patutunguhan nito.

**Jahilyyah**: Ang Arabya noong bago sumapit ang Islám; paninindigan sa pag-uugnay na Makkan.

**jibt**: pangkukulam, salamangka.

**jinn**: mga henyos; mga nilikha na di-tao.

**jizyah**: isang pangkatang buwis na ipinapataw ng

bayang Islamiko sa mga nasasakupan na malakas ang pangangatawan, may sapat na gulang, lalaki, di-kleriko, at di-Muslim, sa halip na buwis na *zakat* na ipinapataw sa lahat ng kayamanan na ari ng mga mamamayang Muslim, matanda at bata, lalaki at babae, buhay o patay-ang huli sa kanilang mga lupain.

**kabirah**: mabigat o mortal na pagkakasala (hal., pagnanakaw, pagpatay, pakikiapid, bulaang pagpapatunay, atbp.) na ang kahihinatnan ng may kagagawan nito na hindi nagsisi ay pagkatapon sa apoy ng impiyerno.

**al Khalil**: "Ang kaibigan" (ng Diyos); ang kahulugan ay nasasaad sa Koran kay Ibrahim AS.

**khamisah**: isang kasuotan na yari' sa seda o lana na may litaw na burda o aporo.

**khamilah**: tulad ng *Khamisah*.

**kunyah**: titulo o itinatanging pangalan na tinutugon ng mga tao bukod sa kanilang personal na pangalan.

**marfu'**: ang uri ng *hadith* na ang *isnad* (kawing ng mga tagapagsalaysay) ay nakararating sa Propeta -SAAS- at sa gayon ay tuwirang sumisipi sa kanya.

**mawquf**: isang *hadith* na ang *isnad* ay humihinto sa isang kasama ng Propeta -SAAS- at sa gayon ay di-tuwirang sumisipi sa kanya o nag-uulat ng isang bagay tungkol sa kanya, tulad ng isang gawa, isang saloobin, atbp.

**mu'attilah**: mga walang kinikilingang tagapagpaliwanag (ng mga banal na katangian); ang tawag

sa mga palaisip na Muslim, laluna sa Mu'tazilah, na matalinhagang nagpapaliwanag sa mga banal na katangian upang maiwasan ang anumang antropomorpikong pagkaunawa sa Diyos. Sa palagay nila, ang mga katangian ay mga paraan ng paglalahad tungkol sa banal na Katauhan, at sa katunayan ay Katauhan ang mga ito. Sa pangunahin, ang pamayanan ng Islam ay nakakiling sa kanilang palagay ngunit nagpapatunay sa katotohanan ng mga katangian, na naggigiit na inilarawan ni Allah *-ta'ala-* ang Kanyang Sarili sa pamamagitan ng mga ito at hindi mapamuna na mag-usisa ang tao tungkol sa uri ng paglalahad ng mga ito sa Diyos. Ito ay dapat patotohanan "nang walang paano" *(bila kayfa)*. Bilang pagtugon sa Mu'tazilah, ipinalagay ng al Ash'ariyyah (ang paaralan na itinatag ni Abu al hasan al Ash'ari noong d.324 A.H. sa Baghdad), na ang mga banal na katangian ay "hindi Siya ni di-Siya."

**mufti**: ang nagsasariling hukom na nakatalagang magbigay ng libreng payo na pambatas.

**muhajirun**: sa literal na kahulugan, "mga nandarayuhan"; ang mga Makkan na nangibang-bayan kasama ng Propeta sa Madinah.

**muhdith**: isang nagkasala ng paglabag sa banal na tadhana, isang *kabirah*.

"**muhsanah**" (maramihan, *muhsanat*): sa literal na kahulugan, "pinangangalagaan, tawag sa babaing Muslim na may-asawa, o sa dalagang Muslim, o sa aliping babae na nagbalik-loob

sa Islam na ang pag-aasawa sa kanya ay nagiging makatuwiran dahil sa kanyang pagbabalik-loob.

**munafiq**: isang tao na nagkukunwaring isang *Muslim*.

**musnad**: isang piling katipunan ng mga *hadith*: namumukod ang *Musnad* ni Ahmad ibn Hanbal.

**naw'**: isang hati ng panahon na kaugnay sa paglitaw ng isang takdang bituin o bagay sa kalawakan; isang babala na kaugnay sa paglitaw na iyon.

**nushrah**: pagsira sa salamangka.

**qadar**: banal na tadhana o pagpapasiya ng Diyos sa anumang bagay; banal na atas.

**qunut**: panawagan, binibigkas sa *salat*.

**RAA**: daglat sa *Radiya Allahu 'anhu*.

**Radiya Allahu 'anhu**: Kasihan nawa siya ni Allah.

**ruku**: pagpapatirapa na ginagawa sa *salat* o seremonya ng pagsamba.

**ruqyah**: (maramihan, *ruqa*): pagpapagaling ng sakit sa katawan sa pamamaraang espiritwal; tinatawag ding *aza im*.

**SAAS**: daglat sa *Salla Allahu 'alayhi wa sallam*.

**Safar**; ikalawang buwan ng taong lunar; pagbabago ng mga Arabo noong bago sumapit ang Islam sa kalendaryo upang pahabain o paikliin ang sinundang buwan (Muharram) na hindi dapat magkaroon ng pangangaso o digmaan; isa ring karamdaman na ipinapalagay na nakahahawa at dulot ng isang dilaw na bulati sa sikmura.

**sahih**: ang pinatunayang *hadith* o tradisyon ng Propetang Muhammad; sa maramihan, isa sa anim na katipunang kanoniko ng mga tradisyong iyon; "Ang dalawang *Sahih*" ni al Bukhari (d. 256

A.H.) at ni Muslim (d. 261 A.H.), ang lubos na pinagkakatiwalaan sa anim na katipunang kanoniko, ang nalalabing apat ay yaong kina Abu Dawud, al Nasa'i, ibn Majah, at al Tirmidhi.

**Salla Allahu 'alayhi wa sallam**: Sumakanya nawa ang kapayapaan at pagpapala ni Allah (dili iba't si Muhammad).

**salaf**: mga sinundan: mga naunang henerasyon ng Muslim; kung minsan ay tiyakang ang unang tatlong henerasyon.

**salat**: pang-araw-araw na scremonya ng pagsamba sa Islam, na binubuo ng paghuhugas, pagbigkas mula sa Koran, at mga pagpapatirapa at pagyukod kasabay ng mga pag-usal ng pagpuri sa Diyos, ginagawa nang limang ulit sa isang araw sa umaga, tanghali, hapon, paglubog ng araw at gabi.

**shirk**: pag-uugnay sa iba; pagkilala sa iba pang diyos bukod sa Diyos; paglilingkod sa pagsamba sa mga diyos na iyon.

**Subhana Allah**: purihin si Allah!

**Subhanahu wa ta'ala**: Purihin Siya at nawa'y luwalhatiin Siya!

**sunnah** (maramihan, *sunan*): halimbawa ng Propeta; sa maramihan, ang salita ay ginagamit na titulo sa maraming katipunan ng *hadith* na hindi kanoniko, dili iba't hindi nagtataglay ng antas ng katotohanan na katangian ng anim na *Sahih*.

**surah**: kabanata ng Banal na Koran.

**ta'ala**: "Nawa'y patunayan ang Kanyang pangingi-

babaw"; katawagan na karaniwang sumusunod sa pangalan ng Diyos.

**taghut**: masama, na panuntunan ng kilos na imoral, di-mabuti at labag sa pananampalataya; ano pa mang pinaglilingkuran bukod kay Allah.

**takbir**: pagpuri sa diyos sa pamamagitan ng pagsasabing "Allahu Akbar!" (Si Allah ang Pinakadakila).

**tamimah** (maramihan, *tama'im*): anting-anting.

**tarq**: isang paraan ng pagbabanal; pagguhit ng mga linya sa buhangin at pagpapakahulugan ng mga pangyayari sa liwanag ng galaw ng mga butil ng buhangin.

**tatayyur**: pagbasa ng masasamang palatandaan.

**tawakkul**: pagtitiwala ng kinabukasan sa Diyos kung kasabay ng mabubuting gawa.

**tawhid**: pag-iisa ng Diyos; ang buong teolohiyang Islamiko na nasasalig sa doktrina ng pag-iisa ng Diyos; katumbas ng 'islam" bilang pamamaraan ng mga ideya – teoretikal at praktikal – at bilang mga utos din.

**tiyarah**: isang paraan ng pagbabanal; pagbasa sa hinaharap sa mga palatandaan ng kalikasan.

**tiwalah**: pagkagayuma, salamangka, pangkukulam, pagpapagawa o pagkahulog ng sinuman sa isang bagay sa pamamagitan ng mahiwagang panalangin, mahiwagang gamot, mahiwagang gayuma, atbp.

**'ulama'**: maramihan ng *'alim*; marurunong na tao, laluna sa karunungang panrelihiyon.

**ummah**: mga tao na pinagbubuklod ng ideolohiya.

**yaqin**: katiyakan ng pananalig na panrelihiyon.

**zakat**: pakikibahagi ng kayamanan o isinatatag na kawanggawa sa Islam, na binubuo ng taunang butaw na 2½% sa laang kayamanan, ikatlong haligi ng Islam kasunod ng pagtanggap ng pananampalataya at *salat*.



٢٩
تجالوج

# كتاب التوحيد

## الإمام محمد بن عبد الوهاب




المكتب التعاوني للدعوة والإرشاد وتوعية الجاليات بالعليا والسليمانية وشمال الرياض
تحت إشراف وزارة الشؤون الإسلامية والأوقاف والدعوة والإرشاد
هاتف ٤٧٠٤٤٦٦ / ٤٧٠٥٢٢٢ ناسوخ ٤٧٠٥٠٩٤ - ص.ب ٨٧٩١٣ الرياض ١١٦٥٢